Salin sa Filipino

باللغة الفلبينية

Imam Muhammad Shirazi

# Ano ang Islam?

# ما هو الإسلام؟

## Paniniwala, Prinsipyo at Pamumuhay



Muhammad Al-Ameen (sumakanya nawa ang kapayapaan) Foundation
State of Kuwait



**Salin sa Filipino**
**اللغة الفلبينية**


**Imam Muhammad Shirazi**


# Ano ang Islam?

# ما هو الأسلام؟

## Paniniwala, Prinsipyo at Pamumuhay

Nagsalin sa wikang Filipino:

***Mary Ann Into Clerigo***

Nagsaayos ng pagsasalin sa wikang Filipino:

***Filipino Educators***


Muhammad Al-Ameen (sumakanya nawa ang kapayapaan) Foundation
State of Kuwait

Muhammad Al-Ameen (sumakanya nawa ang kapayapaan) Foundation
P.O.Box 5987
Hawally, 32090
State of Kuwait
alameen110@yahoo.com

Inilathala ng
Muhammad Al-Ameen (sumakanya nawa ang kapayapaan) Foundation
State of Kuwait

Sa kapisanan ng Muhammad Al-Ameen (sumakanya nawa ang kapayapaan) Foundation
Unang limbag sa wikang Filipino,2007



Ang katalugong talaan ng aklat na ito ay matatagpuan sa silid aklatan ng Britanya.

## Mga Nilalaman

Paalala ng Tagapagsalin:

a) Ito ay pagsasalin ng *Ma-huwa 'l-Islam?* Mula sa ika-3 paglimbag sa Beirut noong 1414/1993. Ang aklat ay unang nailathala sa kalagitnaan ng taong 1960.

b) Ang wikang Filipino ay may ilang titik na wala nito sa wikang Ingles, tulad ng, Cc, Ff, Jj, Qq, Vv, Xx, at Zz.

k) May mga lugar, pangalan, at iba pa, ang nabago sa pagsasalin ng wika ngunit ang iba ay nanatili sa orihinal at tunay nitong pangalan.

d) Ang mga banal na siyudad ng Mecca at Medina ayon sa orihinal na Arabic: Makka at Madina.

e) Ang Qur'an sa salitang Filipino ay Koran.

g) Ang Arabik na teksto ay may mga talibaba. Ang mga ito ay hindi gawa ng may akda.

h) Ayon sa Banal na Koran, ang bilang ng sura(kabanata), sa *italic*,ay kasunod ng aya (bersekulo).

l) Kapag nababanggit ang Imam Amir Al- Mu'minin, ito ay tumutukoy lagi kay 'Ali Ibn Abi Talib.

m) Kapag dalawang petsa ang naibigay, ang Hijri (*Islamik)* na petsa ang nauuna bago sinusundan ng karaniwang panahon: halimbawa, ang kasalukuyang taon ay nagiging 1428/2007.

## Ang Dakilang si Ayatollah Sayyid Muhammad Al-Husayni Al-Shirazi

**(1928-2001)**

**Ang Talambuhay**

Ang dakilang si Ayatollah Muhammad Al-Shirazi ay namatay sa Qum noong ika-17 ng Disyembre taong 2001 sa gulang na 73, ay isa sa mga pinakakilalang pantas na Muslim at espirituwal na awtoridad (*maraji'*, *isahan, marja'*) ng kasalukuyang panahon.

Siya ay kabilang sa mga lahi ni Propetang Muhammad (Ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan nawa'y sumakanya at sa kanyang kapamilya) at ang kanyang angkan ay mababakas mula kay Zayd "Al-Shahid", na anak ng ikaapat na Imam ng Ahl al-Bayt, na si Imam 'Ali Zayn Al-'Abidin. Nang mahigit na isang siglot kapat na sentenaryo, ang pamilyang Shirazi, kung tawagin dahil sa matagal na ugnayan ng kanilang mga ninuno sa lungsod ng Shiraz, sa hilagang-kanluran ng Iran, ay gumanap ng napakatanyag na papel bilang mga relihiyosong pantas (*'ulama'*, *isahan. 'alim*), mambabatas at *maraji'* Ang pinakakilala sa pamilya ay si Mirza Muhammad Hasan Shirazi, kilala bilang *Al- Mujaddid* ("ang tagapagbago") dahil sa kanyang bantog na kaalaman, na siyang ring gumanap ng pangunahing papel sa "Rebelyong Tabako" noong 1890-1. Ang kanyang anak na si Mirza 'Ali Agha ay isa ring *marja'*. Ang isa pang Shirazi at nangungunang *marja'* ay si Mirza Muhammad Taqi, tiyuhin sa ina ng ama ng pamilyang Ayatollah Shirazi, kasama ang kanyang anak na si Muhammad Rida, na nanguna sa pag-aalsa noong 1920 laban sa pananakop ng Britanya sa Iraq. Ang bayaw na lalaki ng ama ni Ayatollah Shirazi, na si Mirza 'Abd Al-Hadi Al-Shirazi, ay isang '*alim* at kilalang makata na naging *marja'* matapos pumanaw ang dakilang si Ayatollah Sayyid Burujirdi noong 1961.

Si Sayyid Muhammad ay ipinanganak sa Najaf, Iraq noong 1928. Siya ay anak ng kilalang *marja'*, ng dakilang si Ayatollah Mirza Mahdi Al-Shirazi. Ang kanyang ina ay si Alawiyya Halima, isang malayong kamag-anak. Sa gulang na siyam, ang kanyang pamilya

ay lumipat sa Karbala', 50 milya patungong timog. Sa Hawza (panrelihiyong paaralan, maramihan ng *hawzat*) siya ay dumaan sa tradisyunal na hakbang ng edukasyon na kailangan sa pagiging *mujtahid* (may kakayahang gumawa ng panghukumang pagpapasiya). Isa sa kanyang mga pangunahing guro sa pinakamataas na baitang na tinatawag na *Bahth al-Kharij* kabilang ang kanyang ama, at ang kagalang-galang na si Ayatollah Sayyid Muhammad Hadi Al- Milani (ang magiging bantog na *marja'* ng Mashhad, Iran), Shaykh Muhammad Rida Al-Isfahani, Shaykh Muhammad Al- Khatib at Sayyid Zayn Al- 'Abidin Al- Kashani. Ang batang si Sayyid Muhammad ay laging nanguna sa klase hanggang sa siya ay lumaki at umabot sa gulang na 20 siya ay naging *mujtahid* at siya ay nagsimulang magturo ng *Bahth al- Kharij* bago umabot sa gulang na 30. Pagkatapos namayapa ang kanyang ama, noong Pebrero taong 1961, inilathala niya ang kanyang koleksyon ng mga panghukumang kautusan (kanyang *risala 'amaliyya*), hakbang na kailangan kapag nais maging *marja'*, at agad siyang nakikilala bilang isa sa mga *marja'*. Kailan lang, ang partidong Ba'th ay naging makapangyarihan sa Iraq, ang unang *'ulama'* na inaresto dahil sa pagtuligsa sa rehime ay isa sa mga kapatid ng Shirazi, si Ayatollah Sayyid Hasan, noong tagsibol ng taong 1969, ay ikinulong sa Baghdad at minaltrato. Matapos ang kanyang paglaya siya ay lumipad patungong Lebanon (kung saan ilang dekadang lumipas siya ay pinatay ng rehimeng Iraqi) at si Muhammad pilit na pinaalis, kasama ang kanyang pamilya siya ay umalis ng Karbala at nagpunta patungong Kuwait. Noong 1979 siya ay lumipat sa Qum, Iran.

Mahigit 1000 aklat na ang naisulat ni Shirazi. Ang mga ito ay tumutukoy sa bawat bahagi ng pag-aaral sa Islam. Ang kanyang pinakamahalagang kontribusyon ay marahil nasa *fiqh* (huresprudensiya). Hanggang sa kanyang panahon, ang pinakatanyag na gawa ng *fiqh* sa *hawzat* ay ang *Jawahir al-Kalam* ng Najaf na may mga 44 na tomo mula pa noong ika-19 na sentenaryo. Ang kanyang monumento ng ensiklopedya ng gawang *fiqh*, na sinimulan ito ng 25, nagkaroon ng mga 150 na tomo, ang lahat ay nailathala. Ang una nitong mga asignatura ay pangkalikasan, pang-ekonomiya, pampulitika, at ang sistemang pang-gobyerno ng Islam na pinag-aaralang mabuti gamit ang batayan tuntunin ng huresprudensiya. Si

Shirazi ay naniniwala sa konseptong ang estadong Islam ay pinamamahalaan ng sangguniang pamaraan na pamumuno (*shura*). Hinikayat din niya na magkaroon ng kalayaan sa pagsasalita at sumang-ayon ito sa pulitikang pangmaramihan , at siya ay laban sa isahang-partido ng estado. Siya ay umiiwas sa anumang gulo at pilit na tumatawag ng patakaran nang walang kaguluhan sa bawat aspeto ng buhay: pribado at publiko. Pinapanatili ni Shirazi na ang Islam ay mensahe ng kapayapaan at pag-agwanta sa sangkatauhan, tulad ng mas nakakabuti ang magpatawad ng kaaway kaysa hamakin o maghigante nito. Ipinakilala ni Shirazi ang institusyon sa pag-aasawa at tradisyunal na pagpapahalaga ng pamilya; karapatang- pantao at dignidad ng indibiduwal, Muslim man o hindi Muslim; kumikilala sa kahalagahan ng konsepto ng katarungan, na isang saligan ng Islam, at ang pangangalaga sa kalikasan. Ang kanyang bahay sa Qum ay naging Hawza kung saan ang *'ulama'* at mga mag-aaral ay pumupunta upang makinig ng kanyang panayam sa *Bahth al- Kharij*. Si Shirazi ay may tagasunod sa buong daigdig lalo na sa Kuwait, Estados ng Gulpo, Probinsyang Silangan ng Saudi Arabia, Europa, UK, at Timog Amerika.

Si Ayatollah Shirazi ay inilibing sa musuleo ni Fatima Ma'suma (kapatid ng ikawalong Imam, si 'Ali Rida) sa Qum. Ang kanyang alaala ay binuhay ng kanyang asawa na may 6 na anak na lalaki at 6 na babae.

Laging inaanyayahan ni Shirazi ang mga magagaling na *mujtahid* na maglathala ang kanilang *risala 'amaliyya*. Kasama na sa mga *mujtahid* na ito ang kanyang kapatid, si Sayyid Sadiq. Habang buhay pa si Shirazi, sa pananalita at pagsulat ay humihikayat sa mga mananampalataya na magsilapit kay Sayyid Sadiq at ng makakuha ng kaalaman sa lahat ng huresprudensiya ngunit ang kanyang kapatid ay hindi pumayag na maglathala ng kanyang *risala* kahit na kagustuhan ng kanyang nakakatandang kapatid. Gayunpaman, matapos mamatay si Sayyid Muhammad ang lahat ay namangha nang walang Sayyid Sadiq na kilalang *marja'*, na siya nitong kapatid ng yumao at tanyag na kuwalipikado ito sa gagampanang papel.

Ang dakilang si Ayatollah Sayyid Sadiq al-Shirazi ay ipinanganak sa Karbala' noong Enero ng taong 1942, ilan sa kanyang mga guro ay ang dakilang si Ayatollah, ang kanyang sariling ama na si Mirza Mahdi, ang kanyang kapatid na si Sayyid Muhammad, Sayyid Muhammad Hadi al-Milani at Shayk Muhammad Rida al-Isfahani. Siya ay naging *mujtahid* sa gulang na dalawampung taon at sa mga panahong yaon, siya ay nakapagturo ng *Bahth al-Kharij* at maraming kilalang *mujtahid* ang sumasali sa kanyang pagtuturo.

Si Sayyid Sadiq na sumulat ng higit sa 80 pagkakaakda na naglalarawan ng kanyang komentaryo sa monumentong gawa ng *fiqh*, *al-'Urwa al-wuthqa*, ng yumaong *marja'* na si Sayyid Tabataba'i Yazdi sa pagitan ng 19 at 20 siglo. Sinimulan niyang sulatin ito sa Karbala, 35 taon na ang nakalipas at ang unang tomong naisulat ay ang *ijtihad* at *taqlid*, nailathala sa Beirut noong mga 1970, naglalarawan ito ng kaibuturang kaalaman ni Sayyid Sadiq at ang kanyang katalinuhan at kakayahan. Ang natira pang 20 tomo tungkol sa dasal ay ilalathala pa. Ang kanyang *Bayan al-usul* na pangunahing batas kahinahunan ay umabot sa 10 tomo at ang panglimang dami (*la-darar wa-la-dirar*: na ang prinsipyong Islam na "huwag manakit o masasaktan") ay nailathala at nailimbag ng tatlong beses.

Ang kagalang-galang na si Ayatollah Sadiq ay tumira sa banal na lungsod ng Qum kung saan siya ay gumagabay sa mga gawain ng *Marja'iyya* at panayan ang paghaharap nito sa kanyang mga kinatawan sa buong mundo. Abala din ito sa pagtuturo ng *Bahth al-Kharij* sa *usul al-fiqh* at *fiqh*, at nagbibigay ng pampublikong turo ng buong paksa. Araw-araw, sa ganoon ding opisina ng kanyang yumaong kapatid, siya ay nakakatanggap ng mga panauhin mula Qum upang hingin ang kanyang payo at espirituwal na paggabay o humihingi ng *fatwa* sa mga panghukumang bagay.

**Mary Ann Into Clerigo**<br>
**State of Kuwait**<br>
**March 2007**

## Pambungad ng May- Akda

Purihin ang Panginoon ang Diyos ng sansinukob at ang kapayapaan at mga pagpapala nawa`y maibigay kay Muhammad at sa kanyang tunay na kapamilya at nawa`y parurusahan ng Panginoon ang kanilang mga kaaway hanggang sa Araw ng Paghuhukom.

Sa panahon ngayon, makikita natin na ang materyalismo ay sumugod sa lahat ng dako at ang mga huwad na pagpapahalaga ang nangingibabaw sa bawat bahagi nito at ang kapayapaan ng isip at katahimikan ay halos nawawala na. Rebolusyon at mga digmaan ang nangyayari sa mundo na nagiging sanhi ng takot at bawat tao ay nakakaramdam na sila ay ninanakawan ng pananggol at katatagan. Marami ang nagsimula ng maghanap ng malulusutan mula sa kalagayan ng pagkabahala at sila ay nabagabag kung alin ang magbibigay-kasiyahan at kapayapaang-loob, at sila ay naghahanap ng lunas sa kumakalat na sakit na ito at daan upang layuan ang sakit sa utak , espirituwal, at kaguluhan.

Sa mahabang panahon, aking nahihinuha na kapag ang tao ay namuhay ng ayon sa Islam na ipinahayag ng Diyos ng Sanlibutan, sila ay makakakita ng kumpletong lunas sa bawat takot, pagkabalisa, at pawi sa uhaw ng kapayapaang-loob. Sa katunayan, ang Islam ay tamang daan ng buhay, relihiyon ng liwanag, kahinahunan, at kapayapaan. Ayon sa sinabi ng Panginoon sa Banal na Koran: "… kapag ikaw ay tinawag Niya iyan ay magbibigay sa iyo ng buhay " [8:24] at nagsalita sa mga tagasunod " Ang liwanag na naibigay dito" [7:157]. Sinabi din ng Diyos; Sigurado na sa pag-alaala ng Panginoon, ang puso ay tiyak na makakapagpahinga" [13:28] at sa ibang sura (kabanata), " Kung gayon (sa Koran) ang Panginoon ay gumagabay sa sinumang sumusunod ng Kanyang kagustuhan tungo sa daan ng kapayapaan" [5:16]. Dagdag pa dito, kaya ng Islam na harapin ang lahat ng suliranin sa buhay at sa katunayan, sinabi ng Panginoon, " Siya (Propetang Muhammad) ay ginawa ang nakakabuti na makatarungan sa kanila at hindi makatarungan ang mga bagay na nakakasama at inilayo sa kanila ang bigat at ang posas na nasa kanila " [7:157].

Gayunpaman, malaking bilang ng mga Muslim ang hindi pa nakakaalam sa ganitong mga bagay (paano naman ang hindi mga Muslim?) kaya't, nakakaranas ang lahat ng paghihirap tulad ng isang tao na tumira sa ibabaw ng kayamanan ngunit hindi alam nito na siya ay gutom pa rin, hirap, at walang takip.

Sa gayon, napakahalaga na ipakilala sa tao ang Islam marahil, ito ang magdadala sa kanila na tanggapin ang kasiyahan sa mundo at ang ganti ng paraiso na singlapad ng langit at lupa, sa kabilang-buhay.

Ito ay humikayat sa akin na sumulat nitong aklat na pinamagatang, *Ano ang Islam?* (*ma-huwa 'l-Islam?*) at ang aking layunin ay maipakilala ang Islam, ito ay malinaw at pinaikli nang sa gayo`y madaling basahin ng lahat.

Ipinagdarasal ko sa Panginoon na sana ito ay magiging sapat na Kanyang kaluguran nang Siya ay gumawa ng paraan upang gabayan ang mga tao, sapagkat Siya lamang ang makapagbibigay ng tagumpay at sa Kanya tayo'y dumulog ng tulong.

Ang banal na lungsod ng Karbala',

***Muhammad***

## 1- Ang Pananampalatayang Islam – Pasimula

***Tanong*:**

Ano ang Islam?

***Sagot*:**

Ang Islam ay parehong pananampalataya at sistemang legal ( *Shari'a* ) na tumutugon sa lahat ng pangangailangan ng tao sa bawat yugto ng buhay ng lalaki o babae.

***Tanong*:**

Sino ang nagtatag ng Islam?

***Sagot*:**

Ang Islam ay hindi nagmula sa hinuha lamang ng tao. Sa kabilang dako, ito ay ipinahayag ng Makapangyarihang Diyos bilang mahalagang bagay na perpekto at kumpleto ng walang anumang kapintasan.

***Tanong*:**

Ang Islam ba ay mananatili habang buhay at ito ba ay makatotohanan sa bawat panahon, lugar at bansa?

***Sagot*:**

Ipinahayag ng Makapangyarihang Diyos na ang Islam ang maging pananampalataya ng tao sa panghabang buhay, angkop sa bawat gulang, lugar at bansa.

Ano ang Islam?

***Tanong***:

Kanino ipinahayag ang Islam?

***Sagot***:

Ipinahayag ng Panginoon ang Islam sa Kanyang pinakahuling propeta na si Propetang Muhammad ( *sallallahu 'alayhi wa-alihi wa-sallam*, ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan nawa'y sumakanya at sa kanyang kaapu-apuhan)[1].

***Tanong***:

Sa anong panahon namuhay ang Propeta ng Islam?

***Sagot***:

Siya ay namuhay noong labing-apat na siglo na ang nakakaraan, halos limang siglo pagkatapos ni Hesu Kristo (sumakanya nawa ang kapayapaan), at hanggang sa kasalukuyang taon 1387/1967, isang libo at apat na raang taon na ang nakalipas mula nang itinatag ang Islam.

---

[1] Ito ay tanda ng pagkamaka-Diyos sa Islam na gumamit ng ganitong pagbati kapag nababanggit ang pangalan ng Banal na Propetang si Muhammad, Ito'y tanda din ng pagkamaka-Diyos na ginagamit sa pagbati ng *'alayhi al-salam*, sumakanya nawa ang kapayapaan, pagbinanggit ang isa sa mga propeta o isa sa mga Imam mula sa kasambahay ( Kapamilya) ng Banal na Propeta, ang *Ahl al-Bayt*. Ang praktis na ito ay sinusunod sa buong aklat.

Ang Pananampalatayang Islam

***Tanong***:

Ano ang kaibahan ng pananampalatayang Islam sa Kristiyanismo, Hudyo, at iba pang mananampalataya?

***Sagot***:

Maraming pamamaraan ng relihiyon ang naipahayag ng Panginoon, bawat isa ay naangkop sa kanyang panahon at kapag may dumating na bagong relihiyon ang dating paniniwala ay nawawalan ng bisa. Katulad din ng Islam bilang huling relihiyon na ipinahayag ng Panginoon para sa paggabay at pamumuno ng sangkatauhan. Masasabi rin na ang kaibahan ng mga relihiyon ay katulad ng kasalukuyang institusyong pang-edukasyon: elementarya, sekondarya at unibersidad na tulad ng tao nauuna sa bagong pamamaraang panrelihiyon na ihahayag sa angkop na hakbang na naaabot nito hanggang sa pagdating ng panahong ipinakilala ang Islam bilang relihiyon ng tao sa lahat ng panahon.

Lahat ng relihiyon ay may pare-parehong katangian ng kahalagahan at ang kanilang pagkakaiba ay nakasalalay sa bawat detalye at ilang katangiang hinubog ayon sa pag-unlad ng lahi ng tao.

***Tanong***:

Umuunlad ba ang Islam o hindi?

***Sagot***:

May dalawang aspeto ang Islam:

1. Ang nakatakda at hindi nababagong aspeto ng Islam kung saan walang dahilan para sa kaunlaran, at kung mayroon mang pagbabago, kahibangan at gulo ang mangyayari. Sa ganitong katayuan, ang pagsasabi ng katotohanan at pagtitiwala ay hinihimok; makikita ang pagtutol sa pang-aapi at kahirapan, ang pagbabawal sa pagtitinggal ng mga bagay na panustos at pagpatay; ang obligasyon sa pagdarasal at pag-aayuno at ang paghahanap ng pagsang-ayon ng bawat kupunan sa pagbebenta o pagbili, at iba pa.

2. Ang ikalawang aspeto ng Islam kung saan ang pagpapalit at pagbabago ay lehitimo. Ipinaliwanag ng Islam ang mga pangkalahatang prinsipyo na magagamit sa mga bagay na kailangan sa pagpapasulong. Halimbawa, ang paraan ng transportasyon ay nagbago mula sa apat na paang hayop hanggang naging karwahe at patuloy na umuunlad hanggang kalaunan ay naging mga motorsiklo at mga tren, naging eroplano, at mga misil. Ang paraan ng pag-iilaw mula sa kandila na naging lamparang langis at doon ang simula ng elektrisidad at lakas nukleyar. Pinahihintulutan ng Islam ang mga ganitong pag-unlad at katunayan ay hinihikayat sila sa lahat ng sinasaklawan.

***Tanong*:**

Ang Islam ba ay sapat sa lahat ng pangangailangan ng tao? At paano natutugunan ang mga pangangailangang ito?

***Sagot*:**

Ang Islam ay angkop sa pangangailangan ng tao sapagkat ito ay pananampalatayang ipinahayag ng Panginoon na magagamit sa lahat ng aspeto ng buhay.
Maaaring ikaw ay magtanong, kung papaano ang Islam nagiging sapat? Ito ay dahil ang Koran at ang *sunna*[1] ay nagtakda ng dalawang uri ng batas:

1. Batas na may-kaugnayan sa natatangi at tiyak na isyu tulad ng pagbabawal sa pag-inom ng alak.

2. Batas na nagtatag ng pangkalahatang prinsipyo tulad ng pagbabawal sa pag-inom ng anumang nakakalasing.

***Tanong*:**

Paano mo masasabi na ang Islam ay angkop sa lahat ng pangangailangan ng tao habang may mga bagong suliranin na nangyayari na hindi nabanggit sa Koran o *Sunna* tulad ng bangko o paseguruhan? Ang mga bagay na ito ay hindi pa umiral magmula ng dumating ang Islam?

***Sagot*:**

Yamang ang Islam ay pananampalatayang ipinahayag ng Panginoon upang gumabay sa sangkatauhan sa lahat ng panahon sapagkat ang Panginoon ay ang nakakaalam ng lahat, sa gayon, ang Islam ay pumapasok sa lahat ng gawain ng tao kahit na sa kasalukuyan pagpapahayag. Ang

[1]Ang mga salita at mga gawa ng Propetang Muhammad at ng mga Imam ng *Ahl al-Bayt*.

dalawang halimbawa na nabanggit ay sumasaklaw sa pangkalahatang prinsipyo na binanggit sa Batas ng Islam.

Ang pagbabangko ay nagkakaroon ng mga bagay-bagay na bahagi ng *Shari'a*, halimbawa, panghihiram ng pera, seguridad sa pagpapautang at paglilipat ng transaksyon. Ang seguro ay napapaloob sa Koran na may bersekulong, "... maliban sa pagpapalitan ng napagkasunduan" [4:29]. Kahit saan ito'y sinasabi: "... tugunan ang [iyong] kontrata" [5:1]. Ang mga utos na ito ay nakasalalay sa kondisyon na nailarawan sa aklat ng batas hinahong Islam (*fiqh*).

***Tanong*:**

Bakit kailangan natin ang Islam?

***Sagot*:**

Ang Islam, tulad ng nabanggit dati ay, isang pananampalataya at *Shari'a*. Ang pananampalatayang Islam ay katotohanang hindi mababago: Ang sinumang hindi naniniwala nito ay nag-aakalang ito'y hindi makatotohanan at katha lamang. Ikalawa, ang malaking kawalan sa kabilang-buhay ang magiging kapalaran ng isang hindi naniniwala sa Islam. Dagdag pa dito, ang sinumang hindi sumusunod sa *Shari'a* ng Islam, ay hindi makakamit ang tunay na kaligayahan sa mundo nang walang sasapiting kaparusahan sa kabilang –buhay. Katunayan, ang *Shari'a* ng Islam ang pinakamabisa sa lahat ng sistemang legal, ito ay higit na mabuti kaysa sa batas na ginawa ng tao kung saan naghahanap din ng kabutihan para sa kapalaran ng tao sa bawat hakbang ng buhay nito. Samakatuwid, ang kaligayahan ng tao sa

mundong ito at sa hinaharap ay kondisyunal kahit naniniwala man sa Islam o hindi.

***Tanong***:

Unang-una, paano natin malalaman na pagkatapos ng buhay dito ay may kabilang-buhay pa at ang tunay na kaligayahan ng tao ay nakasalalay kung siya ba ay Muslim o hindi? Dagdag pa dito, ano ang iyong katibayan na ang *Shari'a* ng Islam ay lamang sa lahat ng batas at maparaan samakatuwid mahusay sa kalagayan ng tao samantalang wala bang ganyang angking kakayahan ang ibang relihiyon?

***Sagot***:

Ang katibayan ng pagkakaroon ng kabilang-buhay pagkatapos dito sa mundo ay makakamit mula sa mga katwiran na nakatalaga sa mga aklat ng Pilosopiyang Islam (*kalam*). Katulad din ng modernong larangang pangkaisipan tulad ng *magnetic hypnosis*, hipnotismo, espirituwalismo (pagtatawag sa kaluluwa ng mga yumao) at iba pang katibayan na ang kabilang-buhay ay lugar kung saan ang kaluluwa ay walang kamatayan[1].

Dagdag pa dito, ang katibayan ng kataasan ng *Shari'a* ng Islam at ang kahusayan ng batas at pamantayan ay makikita sa pamamagitan ng paghahambing kung paano ang batas

[1] Tumutukoy sa ibang gawa ng may akda tulad ng, *Al-'aqa 'id al-islamiyya*; *Kayfa larafta''llah* at *Hal tuhibb ma'rifat Allah*.
[2] Tumutukoy sa *Al-tashri' al-jina'I al-islami* ni Abd al-Razzaq 'Oda.

ng Islam at ang sistemang legal na gawa ng tao humaharap sa ibat ibang pangangailangan[2] ng tao.

***Tanong*:**

Ilan ang kabuuang bilang ng mga Muslim ngayon sa buong mundo?

***Sagot*:**

Ang tumpak na bilang ay hindi pa nalalaman, ngunit ayon sa estadistika na nakita sa ilang mga aklat at mga pahayagan ang bilang ngayon ay mahigit pa sa "800 milyon"[1].

***Tanong*:**

Saan naninirahan ang mga Muslim?

***Sagot*:**

May mga Muslim sa lahat ng bansa sa mundo ngunit karamihan nito ay nakatira sa Asya at Africa[2].

***Tanong*:**

Ang mga Muslim ba ay may paniniwalang ang kanilang relihiyon ang magiging relihiyon ng mga tao sa mundo?

---

[1] Ito ang pigura na mayroon noong mga 1950. Ang bilang sa kasalukuyan ay higit sa 1.5 bilyon.

[2] Marami na ngayon ang bilang ng mga komunidad ng Muslim sa Europa at Timog Amerika.

***Sagot*:**

Oo, sila ay naniniwala na ang kanilang relihiyon ang magiging relihiyon sa buong mundo at darating ang panahon na wala na kahit mang tao na hindi Muslim. Ang Koran din ay nangangako at nagproklama, "Siya ay gagawa ng paraan na ang Islam ay mangingibabaw sa lahat ng relihiyon" [48:28].

Sa ilang *hadith*[1] ayon sa sinipi mula sa Propeta at mga tunay na Imam, nilinaw dito na sa huling panahon ang taong galing sa lahi ng mga propeta sa ngalan ni ( Imam Al-Mahdi) ay magpapakita at isisiwalat ang Islam sa buong mundo[2].

***Tanong*:**

Paano nakikita ng Islam ang ganitong buhay? Ang Islam ba ay relihiyong nagpapahalaga sa materyal na buhay o espirituwal lang na pamumuhay, o patungkol sa dalawa?

***Sagot*:**

Ang pananaw ng Islam tungkol sa buhay, sa materyal at sa espirituwal na aspeto ng kabuuan ng nabubuhay na tao sa makapangyarihang salita sa Koran: Kanyang sinasabing:

---

[1] Ang *hadith* ay kasabihan o pasabi ng Banal na Propetang Muhammad o Isa sa mga Imam ng Ahl al-Bayt.

[2] Halimbawa, *Kanz al-'ummal,*'Ala Al-Din Al-Mutaqqi Al-Hindi (d.975/1567-8), Beirut, 1989 (16 tomo), tomo.XIV, p.271, *hadith* 38691: "Ang Araw ng Paghuhukom ay hindi darating bago ang kalupitan at pananalakay sumaklaw sa daigdig, at ang mga tao mula sa aking buong pamilya ay tatayo at magpupuno ng hustisya at katarungan" ; Maaari ding tingnan sa pahina 271, *hadith* 38692 at pahina 265, 38667.

"Isa sa kanila'y nagsalita: "O, aming Panginoon! Bigyan Ninyo kami ng kabutihan dito sa mundo at sa kabilang-buhay dahil sa kabutihan, kami ay maililigtas Ninyo sa sakit ng apoy" [2:201].
Si Propetang Muhammad (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan nawa'y sumakanya at sa kanyang kapamilya) ay nagwika: "Ang sinumang tumalikod ng kanyang makamundong gawain para sa kabilang-buhay ay hindi kabilang sa atin, at ang sino mang tumalikod sa buhay sa kabilang-buhay para sa kanyang makamundong gawain, ay hindi rin kabilang sa atin".[1]

Sinabi din niya, "Magsumikap sa mundo at kumilos sa paraang animo'y maninirahan ka ng walang-hanggan at para sa kabilang–buhay kumilos na parang bukas mawawala ka na"[2].

***Tanong*:**

Anu-ano ang mga hangganan sa mundo ng Islam noong mga nakaraang siglo at ano ang mga ito sa kasalukuyang panahon? Paano pinalaganap ang Islam?

***Sagot*:**

Ang impormasyon tungkol sa dalawang paksa ay nangangailangan ng malawakang pag-aaral sa iba't ibang mga aklat ngunit ang buod nito ay makikita sa pamamagitan ng masusing pag-aaral sa mapa ng mundo ng Islam at sa aklat na, "Paanyaya tungong Islam".

---

[1] Tingnan, *Wasa 'il al-Shi'a* (*ila tahsil masa 'il al-Shari'a*) ni Muhammad b. Al-Hasan Al-Hur Al-Amili (d.1104/1692-3), 20 tomo, Beirut, 1983, tomo 12, ph.49.
[2] Tingnan sa *Wasa 'il al-Shi'a*, tomo 12, pahina.49.

## 2- ANG MGA PANGUNAHING PANINIWALA NG ISLAM

***Tanong*:**

Anu-ano ang mga pangunahing paniniwala ng Islam?

***Sagot*:**

May tatlong saligang paniniwala, ganoon din ang mga pinaniniwalaang sumusunod mula rito sa tatlong saligan.

## ANG KAISAHAN at PAKIKIBUKLOD ng DIYOS (*TAWHID*)

***Tanong*:**

Anu-ano ang tatlong saligan ng paniniwala?

***Sagot*:**

Una, ang paniniwala na ang mundo ay marunong,makapangyarihan, matalino, lahat nakaririnig at nakakikita ng Diyos, na walang simula o katapusan at nag-aangkin ng mga katangiang tumpak at malaya sa anumang pagkakamali o pagkukulang. Ang Diyos na ito ay Nag-iisa at walang kasama, at wala sa kanyang mga nilikha ang kawangis Niya at tunay na walang posibilidad na Makita Siya kahit na dito sa mundong ito o sa kabilang-buhay. Ang kaisahan ng Diyos ay napatunayan na.

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng kaisahan?

*Sagot*:

Ang kaisahan ng Panginoon ay kinilala sa apat na aspeto:

**1-Kaisahan ng Diwa:**

Ibig sabihin nito, ang Panginoon ay nag-iisa at walang kasama. Hindi Siya katulad ng tao na may iba`t ibang bahagi sapagkat ang Diyos ay walang bahagi.

**2-Kaisahan ng Katangian:**

Ang kahulugan nito ay ang katangian ng Diyos na katulad sa kanyang likas na katangian: Dahil dito, walang ikalawa sa Kanyang katangian at likas na katangian. Ang ibig sabihin, ang Panginoon ay hindi tulad ng tao na ang kaalaman ay iba sa kanyang diwa at ang lakas ay kaiba din, ngunit sa katunayan nito, ang likas na katangian ng Panginoon, ang Kanyang kaalaman, Kanyang kapangyarihan, at iba pa ay iisa at magkakatulad.

**3-Kaisahan ng May-Gawa:**

Ibig sabihin nito, ang buong sansinukob Siyang may gawa.

**4-Kaisahan ng Sinasamba:**

Ibig sabihin nito, ang nag-iisang Makapangyarihang Diyos lamang ang dapat sambahin.

## PAGKA-PROPETA

***Tanong***:

Ano ang pangalawang simulaing galing sa pangunahing pinaniniwalaan ng Islam?

***Sagot***:

Ito ay ang pagka-propeta. Ibig sabihin nito, ang Panginoon ay nagpadala ng mga propeta sa sangkatauhan upang gumabay sa katotohanan at sa tamang daan.

***Tanong***:

Sino ang unang propeta?

***Sagot***:

Ang unang propeta ay ang ating unang magulang na si Adan (sumakanya nawa ang kapayapaan). Ginawa siya ng Panginoon mula sa luwad, at ginawan din siyang kasama si Hawa (Eba) - sumakanya nawa ang kapayapaan. At si Hawa ay biniyayaan ng Panginoon ng dalawang anak na lalaki, si Habil (Abel) at Kabil (Kain). At gumawa ang Panginoon ng dalawang babae, ngunit hindi mula sa angkan nina Adan at Hawa, ito ay isang bagong nilikha. Sina Habil at Kabil ay inasawa ang dalawang babae at sila ay nagkaanak, at sa gayon, nagsisipag-asawa na rin ang mga magpinsan at simula na iyon ng paglaki ng lahi.

***Tanong***:

Sino ang pinakahuling propeta sa lahat?

Ano ang Islam?

***Sagot*:**

Ang pinakahuling propeta ay ang Propeta ng Islam, si Muhammad (Ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan nawa`y sumakanya at sa kanyang kaapu-apuhan).

***Tanong*:**

Ilan lahat ang mga propeta?

***Sagot*:**

Ang kanilang bilang ay 124,000. Kabilang dito sina Nuh (Noah), Ibrahim (Abraham), Musa (Moses), at 'Isa (Hesus). Ang apat na propetang ito, kasama na ang propeta ng Islam ay ang mga pinakamataas na uri sa sangkatauhan.

***Tanong*:**

Ano ang kaibahan ng mga propeta sa ibang mga nilikha?

***Sagot*:**

Ang kaibahan ng mga propeta tuwiran silang nakakatangggap ng pagpapahayag mula sa Panginoon at binibigyan sila ng mga kautusan para sa kanilang kapakanan o dili kaya'y kautusan na ihahayag sa sangkatauhan. Samantala ang tao ay hindi nakakatanggap ng ganyang banal na mga rebelasyon. Sa kabilang panig, sumusunod lamang sila sa mga propeta.

***Tanong*:**

Paano natin malalaman na ang isang umaangkin na propeta ay nagsasabi ng katotohanan?

Ang mga pangunahing paniniwala ng Islam

*Sagot*:

Malalaman natin ang katapatan ng isang umaangkin na propeta sa pamamagitan ng mga himala. Ang mga himala ay nagtataglay ng mahihiwagang gawa na nagpapahiwatig na siya ay ipinadala ng Panginoon, samantala ang hindi propeta ay di makakagawa ng ganyang papel.

*Tanong*:

Magbigay ng mga halimbawa ng mga himala.

*Sagot*:

Halimbawa:

1- Ibrahim (sumakanya nawa ang kapayapaan) itinapon sa apoy ngunit hindi ito nasunog.

2- Musa (sumakanya nawa ang kapayapaan) itinapon ang kanyang tungkod at naging malaking makamandag na ahas ito. Nang kanyang pulutin, ito'y bumalik sa dating anyo.

3- 'Isa (sumakanya nawa ang kapayapaan) gumagamot ng bulag at mga ketongin at sa kagustuhan ng Diyos binubuhay Niya ang mga namamatay.

4- Muhammad (Ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at sa kanyang kaapu-apuhan) hinati ang buwan sa dalawa at siya rin ang nagtala ng Koran na di magagawa ng karaniwang tao mula sa anghel na si Gabriel.

***Tanong*:**

Papaano naging walang-kakayahan ang tao na gumawa ng tulad sa Koran?

***Sagot*:**

Ang Koran mismo ang sumubok sa sanlibutan at humikayat sa kanya na maghatid mismo ng katulad nito. Wika nga: "Kung ang tao at ang jinni ay magkakakilala at magdadala ng tulad sa Koran, hindi nila madadala ito, kahit na magtulungan pa sila" [17:88].

At kung hindi sila makakagawa ng tulad sa Koran, sila ay susubukang gumawa ng sampung *sura* (kabanata) tulad sa bahagi ng Koran: "at magdala kayo ng sampung huwad na mga *sura* na tulad niyon..." [11:13].

At kapag, sila ay hindi pa rin makagawa, sila ay susubukang gumawa ng isang *sura* tulad ng sa Koran: " at gumawa ng *sura* tulad niyon" [2:23].

Ngunit ang mga tao ng panahong iyon, kahit na dalubhasa at mahusay magsalita ng tunay na Arabik, pinakamahusay na makata, at dalubhasa sa retorika ay hindi makakaya ang ganitong pagsubok at sa kahuli-hulihan nakipagtalo na ito sa propeta sapagkat hindi sila makagawa kahit pinakamaliit tulad ng sa *sura*, *al-Kawthar* [no.108] na nagsasabing:

"Sa Ngalan ng Panginoon, Ang Pinakamaawain, at Ang Pinakamahabagin.

Tunay na ipinagkaloob namin sayo (Oh Muhammad) ang *al-Kawthar*.

Samakatuwid, magdasal ka sa iyong Panginoon at magsakripisyo (sa Kanya) sapagkat ang sinumang magpagalit sa iyo ay puputulin.

***Tanong*:**

Ano ang natatanging katangian ng mga propeta?

***Sagot*:**

Ang ng mga Propeta, mga Imam, at mga anghel ay magkakatulad ang pagkakabahagi ng katangian, sila ay hindi nagkakamali at nagkakasala. Sa kanilang buong buhay, hindi nila sinuway ang Panginoon o hindi sila nagkakasala sapagkat batid nila ang kamahalan ng Makapangyarihang Panginon, at kaalinsabay nito, batid nilang lubos na kamumuhian ang hindi pagsunod: Ang dalawang sanhing ito ang humahadlang sa kanila sa paggawa ng anumang pagkakasala. Ang mga propeta at mga Imam ay parehong nagtataglay ng kabutihan tulad ng kagitingan, kagandahang-loob, karangalan, malinis na pag-iisip, at iba pang katangian, at sila ay malayo sa walang-puring katangian. Sila ay pinakamabuting tao sa kanilang panahon kung kaya't tungkulin na sila ay laging sundin.

***Tanong*:**

Ang mga Propeta at mga Imam ba ay may taglay na antas ng kabanalan tulad ng mga Kristiyanong tumatanggap kay Kristo?

***Sagot*:**

Tiyak na wala, sapagkat ang mga propeta at mga Imam ay pawang mga tao. Gayunpaman, tumatanggap sila ng

paggabay mula sa Makapangyarihang Panginoon at sila ay nagtataglay ng katangian na ligtas sa pagkakamali at pagkakasala, at iba pang katangiang taglay. Si Kristo ay tao din: Ginawa Siya ng Makapangyarihang Panginoon sa kanyang ina ng walang ama, tulad ng paggawa ng Panginoon kina Adan at Hawa (Eba) na walang ama at ina.

## PAGKABUHAY NA MULI

***Tanong*:**

Ano ang pangatlong simulain na isa sa pangunahing mga pinaniniwalaan ng Islam?

***Sagot*:**

Ang pangatlong simulaing pinaniniwalaan ng Islam ang muling pagkabuhay: Ang kahulugan nito ay pagkatapos ng pagkasira sa mundo, at ng pagkamatay ng lahat ng may buhay, bubuhaying muli ng Panginoon ang lahat ng tao upang pabuyaan nila ang kanilang ginawa sa kanilang buhay – ang sinumang naniniwala at gumagawa ng kabutihan, siyang mapupunta sa paraiso bilang gantimpala, at ang sinumang hindi naniniwala o hindi sumusunod sa utos ay hahantong sa impiyerno.

***Tanong*:**

Maraming tao ang hindi batid ang katotohanan dahil na rin sa kawalang-kakayahan sa paghahanap sapagkat ang kanilang kakayahan sa pang-unawa ay mahina, tulad ng isang baliw o may pagkabalam sa utak, o kaya sila ay malayo sa sentro ng relihiyon at dahil dito, mahina ang alam sa katotohanan, hindi naririnig ang tunay na pananalig. Ang mga tao bang hindi naniniwala ay mapupunta sa impiyerno?

***Sagot:***

Hindi. Walang mapupunta sa apoy ng impiyerno maliban sa nakakatanggap ng malinaw na kaalaman tungkol sa Islam, kaya ang mga baliw at mga walang kakayahan sa paghahanap ng katotohanan ay susubukan sa muling pagkabuhay sa takdang araw ng paghuhukom. Ang sinumang pumasa sa pagsubok na iyon ay mapupunta sa langit ngunit ang hindi ay sa impiyerno.

***Tanong:***

Kapag patay na ang tao tumitigil na ba ang kanyang tungkulin hanggang sa araw ng muling pagkabuhay?

***Sagot:***

Hindi, sapagkat sa pagkamatay ng tao ang kanyang katawan ay nabubulok ngunit ang kanyang kaluluwa ay mananatiling buhay. Kapag siya ay mapaniwalain at gumagawa ng kabutihan sa kanyang buhay siya ay nasa kasiyahan matapos itong mamatay ngunit kapag siya ay hindi naniniwala at sumusuway sa utos ng Diyos, ang kanyang kaluluwa ay makakaranas ng paghihirap.

***Tanong:***

Ano ang tawag sa mundo pagkatapos ng ating buhay bago mangyayari ang muling pagkabuhay?

***Sagot:***

Ang tawag nito ay "Barzakh". Sa ganitong paraan, ang tao mula sa simula hanggang sa katapusan ay makakatagpo ng anim na mundo:

Ano ang Islam?

1. Ang mundo bago ang mga tao, ang bawat tao ay nagmula sa alikabok, at naging halaman o hayop, at kapag kinain ito ng tao saka mabubuo ang kanyang binhi.

2. Ang mundo ng sangkatauhan, na nagmula sa paglalagay ng binhi sa bahay-bata ng isang ina hanggang sa ito ay mailuwal na isang buhay.

3. Ang mundong pangkatawan, kung ano tayo sa kasalukuyan na may obligasyong ginagampanan.Kung paano natin ginagampanan ang ating obligasyon at tungkulin na nagpapasya ng ating kapalaran.

4. Ang mundo ng *Barzakh.*

5. Ang mundo ng muling pagkabuhay (Araw ng pagbabayad) na tumatagal ayon sa Koran ng limampung libong taon.

6. Ang huling mundo ay ang paraiso o impiyerno.

***Tanong*:**

May katibayan ba para sa kaligtasan ng kaluluwa?

***Sagot*:**

Ang kaligtasan ng kaluluwa ay naging malawakang aralin at may natatanging kurso na nagsipaglabasan sa mga kanluraning bansa at maging kahit saan. Ang aklat ni Abu Madyan, at iba pang mga gawa na naisulat tungkol sa kaluluwa at espiritu, ang pagtawag ng mga kaluluwa, panaginip at kababalaghang pangyayari ay maaari ding batayan.

Ito ay mula sa pagsubok at nakikitang kuru-kuro pero galing sa pilosopiya at anggulong naririnig na may napakaraming katibayan tungkol sa kaligtasan ng kaluluwa sa muling pagkabuhay na pinatunayan sa aklat ng pilosopiyang Islam.

## PARAISO

***Tanong*:**

Ano ang paraiso?

***Sagot*:**

Ang paraiso ay isang lugar na inihanda ng Panginoon para sa mga mananampalataya na gumagawa ng kabutihan at kung saan dito pumapasok ang tao matapos bumalik muli ang kanyang kaluluwa sa kanyang katawan nang ito'y buhay pa.

Sa paraiso, may iba't ibang kaligayahan; mga hardin at mga mansiyon at tunay na simoy ng hangin, kasiyahan, malilinis na mga asawa, masasarap na pagkain at malalasang inumin.

Kapag ang tao ay pumasok sa paraiso, siya ay mananananatili magpakailanman at doon walang kahit na anumang kaguluhan sa buhay ng tao tulad ng kahirapan, sakit, pagod, pagseselos, labis na pagdurusa, hapis, kawalang-kakayahan, gutom, walang damit, uhaw, kalungkutan, poot, at malaking poot. Ang mga naninirahan sa paraiso ay mananatiling bata habangbuhay, na makapagpapasaya at napakasaya.

Ang paraiso ay malawak at napakalaki, kaya't ang bawat tao ay binigyan ng palasyo na mas malaki pa sa buong mundo. Sila ay mamumuno kasama ng mga anghel, at higit sa lahat

ng biyaya ay ang Panginoon na malulugod sa kanya: "Higit sa lahat iyong maka-Diyos na kaligayahan" [9:72].

Sa ganitong paraan, pananagutan ng tao hanggang sa katapusan ng kanyang buhay na magsumikap para sa lugar na yon, na nakukuha niya sa mundo kung anong sapat sa kanya at hindi susuway sa Panginoon, upang hindi mawala ang walang hanggan at walang katapusang gantimpala.

## IMPIYERNO

***Tanong*:**

Ano ang impiyerno?

***Sagot*:**

Ang impiyerno ay ang kasalungat ng paraiso. Ito ang lugar na ginawa ng Panginoon para sa mga hindi naniniwala at sumusuway at umiiral dito ang pangkatawan at pangkaisipan na pagpapahirap. Ang nilalang sa impiyerno ay nasa kalagayan ng pagtitiis sa matinding kahirapan at parusa, at tanikalang apoy hindi kailanman mamamatay. Dito din, ang tao ay hinahamak at mababa, at itinalaga na ng Panginoon na ang sinumang itatapon sa apoy ay habang panahong dadanasin ang sakit nang hindi mamamatay: "Habang ang kanilang balat ay patuloy na nadadarang sa apoy at ito ay napapalitan ng bagong balat" [4:56].

Samakatuwid, obligasyon ng tao na magsumikap ng buong lakas sa mundong ito nang hindi ito mapunta sa impiyerno. Ang lugar na iyon ay para lamang sa mga suwail, sinabi ng Panginoon: "Kapag sila ay naibalik [sa mundo], kanilang ibabalik muli kung anong ipinagbabawal" [6:28].

## ANG ARAW NG PAGHUHUKOM

***Tanong*:**

Ano ang Araw ng Paghuhukom?

***Sagot*:**

Matapos mamatay ang isang tao ito ay mananatili nang matagal sa *Barzakh* at pagkatapos, siya ay bubuhayin ng Panginoon para sa Kanyang paghuhukom. Doon lahat ng nilikhang may buhay ay magtitipun-tipon at bawat isa bibigyan ng kani-kaniyang aklat ng buhay kung saan nakasulat doon ang kanyang mga kabutihan at masasamang gawain. "Kung kaya't, kahit pinakamaliit na butil ng kabutihan ay makikita. At kapag sila'y bumalik ( sa mundo) sila ay panunumbalikin sa kung saan sila'y pinagbawalan" [99:7,8].
Kapag nakita na niya ang kanyang mga tala ng mga gawain at nakita nito ang lahat ng kanyang kilos, sekreto man o lantad, ay nakasulat doon, at kahit isipin at mga pangangamba ng puso ay hindi nawala, siya'y magugulat at magwiwika ng, "Ah! sa abâ sa atin! Anong uri ng aklat ito! Hindi inalis kahit na pinakamaliit ni pinakamalaking bagay datapuwát may bilang pa (lahat)" [18:49].

Pagkatapos, ang pagtitimbang ay pasisimulan na, ang mga propeta at ang kanilang mga tagasunod at ang mga martir ay tatayo upang mamagitan sa pagsubok at paghuhukom: Ang sinumang tunay na sumampalataya at gumagawa ng kabutihan, sila ay mapupunta sa paraiso, at tulad ng nabanggit, sa araw ng muling pagkabuhay ay katumbas ng limampung libong taon.

## ANG KATARUNGAN NG PANGINOON

***Tanong*:**

Anu-ano pa ang mga natitirang paniniwalang napakahalaga sa Islam?

***Sagot*:**

Ang mga ito ay katarungan; ang pagiging Imam; *qada'* at *qadar*; pagpipilit o malayang pagpipili.

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng katarungan?

***Sagot*:**

Ang ibig sabahin ng katarungan ay ang Panginoon ay pantay at makatarungan sa sinuman, at hindi gumagawa ng nakakahiyang kilos. Anumang kalupitan, pananakit at kasamaang nakikita natin sa mundo ay gawa ng tao. Halimbawa, kapag ang tao ay pumatay ng kapwa, ang pagpatay ay masamang gawain at ang hindi makatarungan na ginawa ng tao, hindi ng Panginoon.

***Tanong*:**

Makatotohanan na ang mabalasik na kilos na nagawa ng isang tao sa kanyang kapwa ay hindi nagmumula sa Diyos, ngunit paano naman ang likas na mga sakuna tulad ng baha, bagyo, lindol, sakit, at iba pa na walang kinalaman ang tao, at kung saan, ito ay nagiging sanhi sa pagkamatay at kahirapan ng mga inosenteng nilalang?

Ang mga pangunahing paniniwala ng Islam

*Sagot*:

Ang mga bagay na ito ay naipapaliwanag ng ganito: Sa mga makasalanan, ito ay kaparusahan, at sa mga inosente ito'y babala, at sila ay magbabayad sa kabilang-buhay.

## PAGIGING IMAM

*Tanong*:

Ano ang pagiging Imam?

*Sagot*:

Ang kahulugan ng pagiging Imam ay pinakadakila sa lahat ng mga Propeta, si Muhammad (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan nawa'y sumakanya at sa kanyang kapamilya). Itinalaga ang kautusan ng dakilang Panginoon sa kanyang tagasunod na papalit sa kanyang tungkulin matapos ng kanyang pagkamatay upang gumabay sa mga tao at ipakita sa kanila ang tamang daan. May labindalawang bilang ng mga Imam, ayon sa pagkakasunud-sunod.

*Tanong*:

Sinu-sino ang 12 mga Imam?

*Sagot*:

1. Imam 'Ali, Amir Al-Mu'minin
2. Imam Al-Hasan
3. Imam Al-Husayn

4. Imam Zayn Al-'Abidin
5. Imam Muhammad Al-Baqir
6. Imam Ja'far Al-Sadiq
7. Imam Musa Al-Kadhim
8. Imam 'Ali Al-Rida
9. Imam Muhammad Al-Jawad
10. Imam 'Ali Al-Hadi
11. Imam Hasan Al-'Askari
12. Imam Al-Hujja Al-Mahdi

***Tanong*:**

Anu-ano ang kanilang mga katangian?

***Sagot*:**

Ang mga Imam, tulad ni Propetang Muhammad at kanyang anak na si Fatima Al-Zahra', ay inilalayo ng Panginoon sa pagkakasala at sila ay itinuring na may pinakamataas na katangian at kabanalan. Ang pagkakaiba ni Propetang Muhammad sa mga Imam ang mga propeta ay tumatanggap ng tuwirang rebelasyon mula sa Panginoon na kung saan wala nito ang mga Imam.

***Tanong*:**

Ano kaibahan ng dakilang manunuklas sa manlilikha?

Ang mga pangunahing paniniwala ng Islam

***Sagot*:**

Bukod sa katotohanang sila ay sugo ng Panginoon (*khulafa 'Allah*) sa mundo at lamang pa sa mga tao, sila din ay gumagabay sa maligayang buhay at sumusunod sa tamang pamumuhay at katotohanan sa buhay. Ipinakikita din nila ang tamang daan tungo sa totoong buhay upang sundin ng mga tao, sila ay nakakatamasa ng kaligayahan sa mundo bago pa man ang hinaharap. Hindi ba makatwiran na ang sinumang may ganyang nakamit na pamumuhay ay may pinakamataas na katayuan kaysa sa nagpakilala ng pang-ilaw o bagong gamit ng paglalakbay?

***Tanong*:**

Ipaliwanag ang karangalan at pagkakaiba.

***Sagot*:**

Ang buhay na matiwasay at maligaya, bago ang lahat, ay nakasalalay sa kapayapaan at katiwasayan, sa kalayaan, sa kagustuhan, kaalaman, kalusugan at kabanalan. Sa kabilang dako, ang digmaan, kahirapan at kamangmangan, sakit, krimen at kasamaan sa lahat ng bagay, ay nagbubunga ng kahirapan. Ikalawa, ito ay nakasalalay na rin sa ibang salik na nagbibigay kaginhawaan sa buhay tulad ng eroplano sa paglalakbay, elektrisidad sa pagpapailaw at mga elebetor sa pag-akyat sa matataas na gusali. Ang mga paraang ito ay nakapagpapagaan sa pamumuhay na dati rati hayop ang ginagamit bilang transportasyon at kandila lang ang pang-ilaw, at iba pa.Malinaw na ang mga bagay na ito hindi lamang paraan para sa kapakanan at kaunlaran ng buhay ng tao, maliban sa ito ay magbibigay ng kasiyahan at kasaganaan. Ang mas nakakabuti, pagkakaroon ng kapayapaan kahit gumagamit ng kandila upang makakita o

mayroong elektrisidad ngunit digmaan at karahasang pampulitika ang nagiging salot?

Nilinaw ng mga Propeta at mga Imam sa mga tao ang daan sa masaganang buhay ang pinakamahalaga. Kaya't, isang kamalian ang paghahambing ng katangian ninuman sa kanilang kabanalan maging siya man ay manlilikha o siyentipiko.

***Tanong*:**

Tama ba ang paniniwala ng mga Muslim na ang panglabindalawang Imam, na si Al-Mahdi ay buhay pa? Kung totoo, ano ang ginagawa nito?

***Sagot*:**

Oo. Ang tapat na Propeta at mga Imam ay tumestigo na siya ay buhay pa at lalabas sa katapusan ng panahon at pupunuin ang mundo ng katarungan matapos mangibabaw ang kalupitan. Siya ay magpapanatili ng kapayapaan kahit saan, at kaginhawaan, kaalaman, kalusugan, at tamang pamumuhay ng may kabanalan na magpapabago sa mundo bilang munting paraiso.

***Tanong:***

Maaari bang magkaroon ng ganoon kahabang buhay ang kahit na sino?

***Sagot*:**

Talagang maaari, sapagkat sa kasaysayan may mga taong nabuhay ng ilang siglo. Gayundin, sa makabagong kaalaman ay pinatunayan ang posibilidad ng kaligtasan.

Karamihan sa kanluranin na nagsaliksik hanggang ngayon ay umabot din sa ganitong hangganan. At higit sa lahat ng ito, makatotohanan na ang Panginoon ay ang may lubos na Makapangyarihan.

***Tanong:***

Ano ang kahulugan ng *qada'* at *qadar*?

***Sagot:***

Tulad ng inhinyero na gumagawa ng plano ng gusali na pinaglalaanan ng kinakailangang kagamitan at kasangkapan, at nagbibigay sa mga manggagawang kailangan ng utos para magawa ang trabaho tulad din ng Panginoon, Siya ay may plano para dito sa mundo na tinatawag na *qadar*.

Pagkatapos, Siya ay nagbigay din ng kagamitan at mga kasangkapan upang maisagawa ang trabaho, ito ay ang *qada'*: inutusan Niya ang mga tao na gumawa ng kabutihan at pinagbawalan itong gumawa ng masasama kaya't ang sinumang gumagawa ng mabuti ay pinagpapala. At ang sinumang gumagawa ng masama ay pinarurusahan.

Ang Diyos ay nagsabi sa Banal na Koran; " Kapag ikaw ay gagawa ng mabuti, gumawa ng mabuti [lamang] para sa iyong sarili, ngunit kung ika'y nagkasala yao`y laban sa iyong sarili". [17:7].

***Tanong:***

Ano ang kahulugan ng *jabr* at *ikhtiyar*: pagpipilit at pagkukusa? Ang tao ba ay pinipilit sa kanyang kilos o mayroon itong kalayaan?

***Sagot*:**

Ang *jabr* ay kasalungat ng *ikhtiyar*. Halimbawa, ang malusog na tao ay malayang naigagalaw ang mga kamay habang ang kamay na napinsala ng pangangaligkig na karamdaman ay hindi kinukusa.

Ang tao ay may kalayaang pumili ng kanyang kilos: maaaring gumawa ng mabuti o masama ayon sa kanyang nais. Gayunpaman, ang tao ay walang kalayaang pumili ng pagiging lalaki o babae, puti o itim, maganda o pangit, at iba pa.

***Tanong*:**

Ang Panginoon ba ay kasangkot sa lahat ng kilos ng tao?

***Sagot*:**

Oo, at ang kahulugan nito ay: ang pamamaraan at ang mga kasangkapan ay mula sa Panginoon at ang gawa sa tao. Halimbawa, kapag may gagawa ng bahay, ang mga manggagawa, kakayahan ng mga kontraktor, ang lupa kung saan itatayo ang bahay, at ang mga gagamiting kasangkapan ay gawa ng Panginoon at ang totoong paraan sa paggawa ng bahay ay nasa tao. Kung gayon, nasa tao ang gawa. Kapag siya ay gumawa ng kabutihan, pagdarasal, halimbawa, siya ay karapat-dapat gantimpalaan ngunit kapag siya ay gumagawa ng masama tulad ng pangangaliwa, siya ay dapat maparusahan.

## 3- MGA KATANGIAN NG ARAL AT MGA MITHIIN NG ISLAM

***Tanong*:**

Anu-ano ang mga moral na katangian o kaugalian?

***Sagot*:**

Ito ay may dalawang uri: ang may kaugnayan sa puso; ang may kaugnayan sa bahagi ng katawan at ang mga bisig.

***Tanong*:**

Magbigay ng halimbawa sa bawat uri nito.

***Sagot*:**

Ang mga moral na katangian na may kaugnayan sa puso ay, halimbawa, malambot na puso o kabaligtaran nito, ang pagseselos, at ang halimbawa ng katangiang may kaugnayan sa bahagi ng katawan ay ang pagkamakatotohanan o kasinungalingan.

***Tanong*:**

Ang moral na katangian, sa kabuuan, ay maaaring mahahati sa ilang bahagi?

***Sagot*:**

Sa kabuuan ito ay mahahati sa dalawang uri:

1. Mabuting moral na katangian o mga kabutihan, na nasa tao ay kapuri-puri.

2. Masamang moral na katangian, o mga bisyo na nasa tao ay nakakarimarim.

***Tanong*:**

Ano ang tungkulin ng tao hinggil sa moral na mga tuntunin?

***Sagot*:**

Ang tao ay may pananagutan na palamutian ang kanyang sarili ng "mga kabutihang-asal" at iwasan ang masamang hilig, sapagkat ang kabutihang-asal ay kawalang-mali at ang masamang hilig ay mga kakulangan. Likas sa tao maghanap ng katumpakan kawalang-mali at inilalayo ang sarili sa mga kapintasan.

***Tanong*:**

Maaari bang magpakabuti ang tao at ilayo ang sarili sa mga masamang hilig?

***Sagot*:**

Oo, ito ay maaari sapagkat ang kaluluwa ng tao ay tulad ng puting papel na tumatanggap ng anumang kulay. Ang isang bagay lang, na mahirap magpasailalim sa utos ng kaluluwa sapagkat nangangailangan ito ng masunuring katangian, lalo na kapag hinggil sa pagkakaroon ng kabutihan, nangangailangan ito ng walang-patid na pag-iingat hanggang ang kapuri-puring katangian ay magiging likas sa tao. Kapag ang katangiang ito ay naitanim sa kaluluwa ng tao, lalaki man o babae siya ay walang magagawa kundi gumawa nang mabuti ng walang paghihirap.

Ang kaluluwa, pagdating sa tuntuning pangmoral, ay tulad din ng tao kung nais niyang matuto o gumawa ng mga bagay. Ang tao ay dapat matuto at gamitin lagi ang kanyang nalalaman upang maging magaling o masanay na kusa at walang kahirapan na gawin ang kanyang tungkulin, sa ganoong paraan, ang tao ay makakakuha ng kabutihan.

***Tanong***:

Magbigay ng halimbawa nito.

***Sagot***:

Kapag may isang nais maging tapat siya ay dapat walang pagod na magsabi ng pawang katotohanan, palagi itong gagawin hanggang ang pagiging tapat ay bahagi na ng kanyang pagkatao. Gayundin ang ipinalalagay sa ibang katangiang karapat-dapat sa papuri na may higit na pagsubok para sa kaluluwa ng tao.

***Tanong***:

Paano isinaalang-alang ng Islam ang pagkakaroon ng moral na mga alituntunin?

***Sagot***:

Ang Islam ay walang humpay na nag-uutos sa mga tao na maging mabuti at nagbabawal sa kanila na gumawa ng mga kasamaan.

***Tanong***:

Ano ang nakukuha ng sarili sa paggawa ng kabutihan at paglayo sa mga masasamang bagay?

***Sagot***:

Ang kabaitan at mga kabutihang-gawa ay parehas nakakapagpakinabang sa indibiduwal at lipunan, kasalungat nito ay ang paggawa ng masasamang bagay na nakapagdudulot ng kapahamakan sa indibiduwal at lipunan. Halimbawa, ang gawain na ito mismo ay katangiaan na nagtutulak sa tao na magsumikap upang guminhawa at kaalinsabay nito ay humihikayat sa lipunan na higit na linangin, samantala ang matagal na pananatili na walang asenso at katamaran ay nakakasama sa tao at lipunan. At karaniwan itong nangyayari sa lahat ng katangiang-moral at masamang hilig.

***Tanong***:

May iilang nagsabi na ang tuntuning pangmoral ay naglalarawan ng isang lipunan ay nahahati sa iba't ibang uri. Ito ba ay totoo?

***Sagot***:

Hindi lahat. Tanungin natin ang pangkat na ito kung ang katarungan ba sa pagpapatupad ng batas ay anino lamang ng isang lipunan at kung gayon, kapag ang katangian ng lipunan ay mababago, ang kawalan ba ng katarungan ay magiging kahanga-hangang katangian? At ang pagtataksil laban sa bansa ay mag-iiba sa lipunan kapag may ibang uri ng lipunan ang dumating, ang pagtataksil ba ay alinsunod sa batas? Ang pagtatalong tulad nito ay magagamit din sa lahat ng ibang katangiang-moral.

Ang kabutihan ay mananatiling kabutihan at ang pagiging hamak ay mananatiling hamak at ang mga ito ay walang-

kinalaman kung papaano ang lipunan ay sa takdang panahon o kung paano magbabago.

***Tanong*:**

Anu-ano ang mga mabubuting moral na kaugalian?

***Sagot*:**

Marami ang mabubuting moral na katangian. Babanggitin natin ang ilan sa mga ito:

**1- Katapatan sa Salita at Gawa:**

Ang tao ay dapat tapat sa kanyang sinasabi maging sa paggawa, at hindi salungat sa kanyang kilos ang kanyang pinaniniwalaan, tulad na lamang sa isang tao na nagpapalabas lamang o nagpapakitang-tao, magalang sa kapwa ngunit sa kanyang loob ay iba ang iniisip. Nararapat lamang na tapat ang tao sa kanyang kilos. Ibig sabihin nito, ang kanyang ginagawa ay hindi nagtatawag-pansin sa layunin nitong gagawin nang hindi naman talaga ito ang kanyang sadyang gawin. Dapat din niyang tuparin ang kanyang pangako at hindi sisira sa kanyang sinabi. Iwasan din ang pagkukunwari at paggawa ng bagay ng hindi sa kanya, at paggaya sa iba. Halimbawa, ang pagsuot ng punit-punit na damit upang isipin ng mga tao na siya ay mahirap ngunit ito pala ay nakaririwasa.

**2- Mapagkakatiwalaan sa Salita at Pag-uugali:**

Ang tao ay dapat tapat sa kanyang Panginoon at hindi siya dapat gumawa ng anumang kilos na nakakasama sa loob nito. Siya ay dapat tapat sa pakikipagkapwa at hindi mandaraya at dapat mapagkakatiwalaan sa mga gamit ng

iba at hindi magtataksil sa kanilang tiwala. Dapat siyang kumilos ng kagalang-galang para sa kapurihan ng iba at huwag gagawa ng bagay na ipinagbabawal ng Panginoon.

Ang kahalagahan nitong dalawang katangian, ang katapatan at pagtitiwala ay naipapakita sa *hadith* na isinalin mula sa Banal na Propeta at ng kanyang kapamilya at bilang isa sa mga tradisyon tulad ng, "Ang bawat propeta na ipinadala ng Panginoon ay pawang tapat sa kanilang sinasabi at mapagkakatiwalaan sa pakikitungo"[1]. Katunayan, ang tapat na tao at mapagkakatiwalaan ay minamahal ng kapwa at ng Panginoon at matagumpay sa kanyang ginagawa. Kataliwas sa sinungaling at hindi mapagkakatiwalaan na sumisira sa kanyang kinabukasan kahit na siya ay nakinabang sa kaunting panahon.

### 3- Katapangan o Lakas ng loob:

Ang tao ay dapat matapang at walang takot, at sa kanyang gawain hindi niya hinahayaan ang takot na lumapit sa kanya, sapagkat ang duwag ay laging nasa huli. Bawat propeta at tagapagbago ay nagtataglay ng ganitong katangian at ito ay nararapat lamang na ipakita kung paano ito nakakabuti. At kung wala, hindi nila nababago ang lipunan mula sa pagiging bulok patungong kabutihan at mula kasamaan tungo sa pag-unlad, sapagkat ang pagpuna sa ginagawa ng tao at sa kanilang ayaw marinig kahit na ito ay para sa kanilang kabutihan ay nangangailangan ng ganitong uri ng katapangan.

---

[1] Tingnan sa *Usul al-Kafi*, Muhammad b. Ya'qub al-Kulayni (d.329/940), Beirut, 1995, pahina 111, na may dagdag, "...... ang maka-Diyos at ang hindi mabuti ay iisa (pareho)".

**4- Kagandahang-loob:**

Sa lipunan laging mahirap at nangangailangang tao, at laging may mga pamamaraang nangangailangan din ng tulong, [Ang isang bukas-palad na nagbibigay] ang mga pundasyon ng lipunan na sa kanila'y nakasalalay ang pag-asa. Samakatuwid, ang tao ay dapat mapagbigay at kusang magbigay. Kapag ang isang tao ay mayaman, ang kanyang pagbibigay ay hindi kawalan sa kanya, at kapag siya ay katamtaman, ibig sabihin tinatanggap ang kanyang kaunting kontribusyon. Ayon sa tanyag na kasabihan, "Ang pinakamagandang pagbibigay ay kung anumang kaya mong ibigay".
Ayon sa sinabi ng makata:

*Kapag biniyayaan ka ng mundo hahatian mo ang*

*iba bago ito mawala sa iyong pagkukuyom*

*Kapag ang biyayang ito ay ibinigay sa iyo ang*

*pagiging bukampalad ay hindi kawalan at kung ito*

*ay mauubos, ikaw ay hindi maghihirap.*

**5- Karangalan:**

Ang dangal ay isang kalagayan ng tao kung saan kanyang pinangangalagaan ang mga dapat protektahan at binabantayan tulad ng relihiyon, bansa, kapurihan, at iba pa na isa sa mga katangiang-moral. Kapag ang indibiduwal o lipunan ay mawawalan ng dangal ito ay malaking panganib sa kanilang sariling katangian.

Katunayan, ang mga guro ng tuntuning moral ay pinaliwanag isa-isa ang tungkol sa ganitong bagay, lalo na

sa mga bagay na nakakasama kapag pinaiiral ang karangalan ngunit iyan ay labas na sa saklaw ng aklat na ito.

### 6- Pakikipagtulungan sa Paggawa ng Kabutihan:

Ang buhay ay hindi hinubog ng iisa lamang, ngunit, ito ay pinagtutulungan ng bawat isa. Kapag malaki ang pagdadamayan at may pagtutulungan, higit na mabuti ang buhay at lalong uunlad ang lipunan. May iba't ibang uri ng pagtutulungan: sa pamamagitan ng sikap-intelektuwal, pera, trabaho, at iba pang paraan ng pagtutulungan bilang pamayanan.

### 7- Pagsisikap at Kagalakan:

Ang tao ay mahilig sa kaligayahan at kaginhawaan na isa sa mga kaaway ng kaunlaran at pagsulong at sanhi rin ng katamaran, pagiging batugan, paurong at kababaang isip. Kung kaya, ang tiyaga at trabaho ay mahalaga sa tao. Ang gawa ay nasa tao sapagkat ito ay katangian na makakatulong sa kanyang pagsulong sa lahat ng aspeto ng buhay. Ang sinumang hindi masipag at walang sikap ay walang duda na mananatiling paurong. Tulad nito, kahit na anong bansa kapag walang ganitong katangian ay nasa daang pababa.

### 8- Pagkakabuo:

Si Imam Amir al-Mu'minin (sumakanya nawa ang kapayapaan) ay nagwika, "Sa pamamagitan ng Panginoon,

aking hinihimok na ayusin ninyo ang inyong mga gawain".[1]

Kaunti lang ang panahon ng tao ngunit ang mga tungkulin at responibilidad sa kanyang sarili, lipunan, kanyang kinabukasan sa mundo at sa kabilang-buhay ay napakarami. Kaya dapat na ayusin ang kanyang gawain ng mabuti at mabusisi.

Sa ganitong paraan, kanyang dapat kuhanin ng halimbawa ang pangyayaring pambihira sa kalawakan. Lahat ay may natatanging sistema na kapag wala nito ay maaaring magkakagulo. Tulad din ng gobyemo o administrasyon na kapag walang sistema o paghahati-hati ng tungkulin at pananagutan ang lipunan ay babagsak sa kaguluhan.

**9- Pagbabago:**

Sa gustuhin man o hindi ang mundo ay maaaring patungo sa kaguluhan. Maaaring alisin ng panahon ang bagong bagay at sirain ang anumang nagawa sa dakong huli, pati na ang mga mapang-api at bulok na bansa at umaalipin sa mga mamamayan. Kung kaya't, ang tao ay dapat tumayo bilang tagapagbago, ayon sa kanyang kakayahan, mapabuti niya ang mundo bilang tirahan, gawing sibilisado ang mga mamamayan, mapapaunlad ang lipunan sa pamamagitan ng pagpapakilala ng pamamaraan na nakapagpapaunlad at nakakasulong, at magpapabago sa kalagayan na nawala sa ayos o naitiwali ng mga mang-aapi.

---

[1] Tingnan sa *Nahj al-Balagha*. ed.'Aziz-Allah al-Utaradi; Iran, ikalawang limbag 1995, pahina 362, "hinihikayat ko kayo pati na aking mga anak at kapamilya at ang mga nakakarinig ng aking salita na kayo`y matakot sa Diyos at ayusin ang inyong mga gawain"- mula sa huling testamento ni 'Ali (no.47).

**10- Kalinisan:**

Ang Banal na Propeta (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan nawa'y sumakanya at sa kanyang kapamilya) ay nagsabi, “ang kalinisan ay bahagi ng pananampalataya”.

- Ang kalinisan ay may apat na uri:
- Kalinisan sa pananalita, nangangahulugan na ang pananalita ng tao ay walang bibigkasing walang kabuluhan sa pag-uusap, pagsisinungaling, panghihimasok sa ibang tao at iba pa.
- Kalinisan sa pag-uugali, ang hindi paggawa ng masama at malalaswang mga bagay.
- Kalinisan sa bawat bahagi ng katawan sa paraang paglilinis ng mabuti, pag-aalis ng dumi at dungis, at paggamit ng mga pabango.
- Kalinisan sa pananamit, pagkain at inumin, at iba pa.

**11- Kahinahunan:**

Ang tao ay dapat mahinahon sa kanyang mga gawain. Sapagkat ang labis na pagpapalayaw ay sanhi ng pagkahapo, samakatuwid, ito ay makakasira. Ang pagsasayang ay hindi nakapagpapaunlad at nakapagpapahina. Sinabi ng Panginoon sa Koran:

“Kaya nga, kayo ay ginawa ko na bansang may kahinahunan” [2:143]. Halimbawa, kung ang ligtas na takbo ng sasakyan ay 100 kms bawat oras at ang 150 kms

bawat oras ay labis-labis at ang bilis na 50 kms bawat oras naman ay napakabagal.

**12- Katarungan:**

Sa lahat ng kanyang pakikisama, ang tao ay dapat pantay kahit na sa sarili, pamilya, o sa lipunan, kahit na siya ay hukom o pinuno ng isang bansa o ano pa man. Sa puso ng bawat tao, ang Panginoon ay naglagay ng panukat upang makilala ng tao ang hustisya at kawalang katarungan. Ang katarungan ay isa sa mga mahalagang katangiang moral at pansariling kaugalian kung kaya't naabot ng tao ang pinakamataas na antas ng espirituwalidad.

**13- Kahinahunan:**

Sa pamamagitan ng katangiang ito, naisasaayos ng tao ang kanyang mga gawain ayon sa karunungan at kawastuan, at pagbibigay-pansin sa mga pansariling bagay: pagbibigay at pagtanggap, pagpapalaki ng mga anak, pakikisalamuha sa mga tao, at kapag siya ay tagapamahala ng isang negosyo o anuman, dapat marunong magpatakbo nito; tulad din sa lahat ng kanyang mga gawain, maging pansarili ay naaapektuhan ang lipunan sa kabuuan, maging relihiyon man o makamundo at iba pa.

**14- Pagiging Magiliw at Kaibig-ibig na Pag-uugali:**

Ibig sabihin nito makikipag-usap ang tao nang mabuti at panatilihin ang kaaya-ayang pagsang-ayon maging ito ay sa pamilya at kamag-anak, kapitbahay, kasamahan sa trabaho, at kahit na sino. Dapat kanyang sikapin na magkaroon ng kaibigan sa pamamagitan ng pagpapalitan ng dalaw at pagbibigay ng regalo, at pakikisama sa tuwa at kalungkutan

ng ibang tao, pagpapatawad sa nagkakasala sa kanya at paghingi ng tawad sa kanyang nasasaktan.

**15- Pagkabanal:**

Ang tao ay dapat may takot sa Panginoon sa lahat ng panahon at sa lahat ng kanyang ginagawa. Hindi siya dapat gumawa ng bagay na hindi nakakasiya sa Panginoon sapagkat hindi rin siya mananatili dito sa mundo. Siya ay mamamatay at pagkatapos kapag siya ay nakagawa ng kabutihan siya ay makakatanggap ng pagpapala ngunit kapag gumagawa siya ng masama siya ay mapaparusahan.

Karagdagan nito, ang kabanalan ay isa sa mga mabuting paraan upang ang indibiduwal at ang lipunan ay magtagumpay dito sa mundo.

**16- Karunungan:**

Hindi, pero ang kaunting kaalaman: sa kabilang dako, ayon sa Banal na Propeta ng Islam,
" Hanapin ang karunungan mula pagkabata hanggang sa libingan". Sa pamamagitan ng karunungan, itinaas ng Makapangyarihang Diyos ang katayuan ng tao sa Kanyang paningin at ayon sa sinabi Niya sa Koran, "Si Allah ay masisiyahan sa sinumang naniniwala, at ang mga nabigyan ng karunungan, ay nasa mataas na antas" [58:11]. Si Amir all-Mu'minin 'Ali (sumakanya nawa ang kapayapaan) ay nagwika: 'Ang halaga ng isang tao ay kung ano ang kanyang nalalaman"[1].

---

[1] *Nahj al- balagha, hikma* no.78. pahina 419.

**17- Pagkamaibigin at Pagkakaibigan:**

Ang tao ay ginawa na mapagkapwa kaya kapag lalo itong nakikisalamuha sa kanyang kapwa, lalo ring nakikita ang natatagong kabutihan nito sa lipunan na kanyang kinabibilangan, at ito rin ay nakikita kapag ang isang tao ay nagmamahal sa kanyang kapwa at umaayon ang bawat isa sa diwa ng pagkakaibigan. Samakatuwid, mababasa sa *hadith*: " Ang isang mananampalataya ay magiliw sa kapwa, gayundin ang kapwa sa kanya, at walang dapat ipupuri sa taong hindi nagmahal ng kanyang kapwa kung kaya't siya mismo ay hindi makakatanggap ng pagmamahal"[1].

**18- Karangalan:**

Ito ay laging pinapangarap, kung kaya ang tao ay nakakalamang sa iba.

Ang makata ay pumuri sa Propeta (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan nawa`y sumakanya at sa kanyang kapamilya) ay nagwika:

*Ang mangarap ay walang kasukdulan gaano man ito kalaki,*

*At ang munting pangarap ay higit na kahanga-hanga kaysa sa panahon nito.*

[1] *Kanz al-'ummal*, tomo1, ph.141, *hadith* 678; p.142, *hadith* 679 para sa kaparehang bersyon; ang ikalawa sa nabanggit ay may karugtong, "... ang pinakamabuting tao ay may mas maraming nagawa para sa kapwa".

**19- Pagtitiyaga:**

Ang tao ay palaging may kaakibat na mga suliranin lalo na kapag nagsumikap itong mapaunlad ang lipunan at nangangarap na maghanapbuhay para sa kabutihan ng lahat. Kaya't kapag hinamon mo ang kamalasan at nagpatuloy pa rin sa kanyang trabaho, siya ay magtatagumpay ngunit kung hindi, siya ay mapapabilang sa mga talunan. Ang Panginoon ay nagsabi: "Katunayan, ang mga nagsasabi na, 'Ang aming Panginoon ay si Allah', at sila'y matatag na tatayo, ang angel sa kanila ay bababa [at magsasabi], 'huwag kang matakot, ni magdalamhati......." [41:30].

**20- Pagsunod sa pinakamataas na saligan sa pakikitungo sa iba:**

Gaya halimbawa ng pagiging mapagkumbaba, na hindi mayabang, walang kapalaluan, pagkamahinahon at hindi kaagad nagagalit. Pagkakaroon ng pasensya at hindi madaling mainis, paggawa ng mabuti sa kapwa at hindi nagdadalawang-isip na maglingkod sa kapwa, at iba pa.

Maraming mga katangiang moral na nabanggit ang mga pantas ng tuntuning pangmoral sa kanilang aklat na may maraming bilang ng taludtod mula sa Koran at *hadith* ng Banal na Propeta at tunay na mga Imam.

## 4- ANG PAMUMUHAY NG ISLAM

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng pamumuhay Islam?

***Sagot*:**

Ang pamumuhay ng Islam ay nag-uugnay sa iba't ibang gawain sa buhay ng tao, ngunit, binibigyang-pansin nito ang bagay na maaaring magbigay-buhay o magpahina ng loob subalit ang mga ito ay wala sa kaurian ng pagpipilit o pagbabawal.

Ang ganitong uri o paraan ng pamumuhay ay nakatutulong nang malaki sa indibiduwal at lipunan sa kasalukuyan at sa susunod pang henerasyon.

***Tanong*:**

Kung ito ay nakapagpataas ng espirituwal na pag-unlad ng tao, bakit hindi ginawang sapilitan ng Islam?

***Sagot*:**

Sapagkat natanto ng Islam na ang tao ay nilikhang likas na mahina at ayaw nitong mapagod sa maraming pamantayan o batas. Kung kaya'y, ginawa lang itong sapilitan sa kung ano ang mahalaga sa kanyang relihiyon at sa kanyang buhay at ang hindi mahahalagang bagay ay nasa kanya na kung nais niyang gawin ang mga iyon, kung ayaw naman ay hindi na niya ito dapat gawin. Ang Islam ay nagbigay ng pamamaraan tungkol sa mga bagay na pinagtibay o hindi upang ang sino man na may matatag na katangian na naghahanap ng ikasusulong at kabutihan para sa

kanilang sarili at sa lipunan sa kabuuan ay dapat kumilos ng ayon dito.

***Tanong*:**

Maaari bang bigyan nyo kami ng halimbawa ng kaugaliang Islam o pamumuhay Islam?

***Sagot*:**

Ang pamumuhay Islam ay may napakaraming aspeto ngunit ating ibibigay ang mga pangunahing aspeto ng kaugaliang Islam na may kaugnayan sa mga sumusunod na paksa:

1. Ano ang gagawin ng babae kapag nais siyang pakasalan ng lalaki, at gayon din naman ang lalaki sa babae. Saklaw ng paksang ito ang pagsaalang-alang tungkol sa relihiyon, mga kaugalian, pisikal, pera, pamilya, at katandaan.

2. Ang seremonya ng kasal, dote, ang mahalagang bahagi ng pag-aasawa, kung paano magtuturingan ang mag-asawa sa isa't isa, ang paghihintay matapos ang diborsiyo (ang *'idda*), at pagiging biyuda.

3. Pagdadalang-tao, pagpapasuso at pagpapalaki ng mga anak.

4. Tungkulin na may kaugnayan sa trabaho (ng mag-asawa) sa loob at labas ng tahanan.

5. Pamantayan sa pananamit na may kaugnayan sa tela, kulay, tabas at bilang ng mga damit.

6. Ang buhok, bigote, kilay at buhok sa iba pang bahagi ng katawan, tungkol sa pagsusuklay, paglalagay ng langis,

paggupit, at pagpapaganda, pag-aalis at pagbunot ng buhok, pagtitina at pagkukulay nito.

7. Ang mga alituntunin sa pag-aalaga at pagbabantay sa katawan sa pamamagitan ng paglagay ng langis, paghahagod ng balat at pag-eehersisyo.

8. Pagkain at pag-inom.

9. Paggising, pagtulog, paghiga at pag-unat ng katawan.

10. Paglalagay ng *kohl* (*antimony*) sa mga mata, pagsisipilyo ng ngipin, paggamit ng palitong pantinga o *dental floss*, pagpapabango ng bibig at ng buong katawan.

11. Paglabas-masok sa banyo o palikuran, paggamit ng tubig na ipanlilinis sa sarili, pag-alis ng dumi o pagbabawas at pagsusuot ng panligo.

12. Pakikisalamuha sa isa't isa at ang pagbati ang unang paksa sa mga pagtitipon, pagbibigay ng lugar sa iba, at pagpili ng tamang salita, mata at tainga mula sa hindi kaaya-ayang ugali, tulad ng pagbubulong sa tainga ng iba; ang walang kabuluhang pag-uusap; ang paggamit ng magagalang na salita sa pakikipagkita sa iba at iwasan ang kasagwaan, at umupo nang maayos.

13. Ang pagkain at ang paraan ng pagkain na may kasama; paghuhugas ng mga kamay bago at matapos kumain; ang pagkain kapag nagugutom lamang at pagpigil kapag busog na; pag-upo nang maayos sa hapag kainan; ang pagsalo muna ng lahat ng maaalat at magsabi ng *bismillahi-rrahmani-rrahhim* (sa ngalan ng Panginoon, ang Pinakamaunawain, at Pinakamahahabagin) sa pagsisimula ng

pagkain o bago kumain,at magsabi ng, *al-hamdulillahi Rabb al-'alamin* (purihin ang Panginoon, ang Diyos ng sansinukob), o kahit anong salitang makapagpapahayag ng pasasalamat sa Diyos sa katapusan.

14. Pag-inom ng tubig: na maaaring nakatayo o nakaupo; paglagok ng tubig o pagsipsip nito; ang tamang oras ng pag-inom.

15. Paghahanapbuhay at pakikipagkalakal.

16. Pagsasaka.

17. Pagpapanatili ng kalusugan: mga pamamaraan ng pag-iwas sa sakit at mabisang panlunas.

18. Pagtuturo at pagkatuto; mga tungkulin ng guro at ng kanyang mag-aaral, pagkatha, pagsusulat at pagsasaulo ng mga aralin.

19. Mga kasunduang pangkalakalan; pagbibili at pagbebenta, pag-uupa at pagasasanla ng mga gamit o bagay.

20. Pagbili ng manukan at mga ibon at kung paano ang tamang pangangalaga sa mga ito.

21. Pagpapanitili ng kalinisan sa paligid ng bahay at kung paano ang tamang pag-aayos ng bahay, ng mga silid, at iba pa.

22. Matamo ang paghahayupan at iba pang mga hayop, pagpapainom at pagpapakain sa kanila, pagpasapasan nito ng mga gamit at pag-aalaga.

23. Paggawa ng mga gusali.

24. Pagpapalapad ng mga daan, paghuhukay ng mga balon, pagbubukas ng mga kanal, at mga ilog.

25. Pakikinabang sa mga nakatagong pinagkukunang-yaman ng mundo: mina, mga kayamanang natitipon ( sa dagat at lupa).

26. Pag-uugali kapag naglalakbay o pagtigil sa isang lugar.

27. Ang naiatas na paraan sa pagkatay ng hayop.

28. Ang paghahatol sa mga krimen at pagbabayad- pinsala at mga bagay na may kaugnayan sa hukom, mga saksi, pagsusulat ng paglilitis sa hukuman, mga dokumentong magpapatunay ng pahayag, pagsasaayos ng hukuman at pagdinig ng malayang kuru-kuro.

29. Pagsusuot ng ginto at alahas at pagtingin sa salamin.

30. Paggamit ng palikuran nang nakatingkayad o nakaupo, kung ano ang dapat sabihin bago o matapos ang pagbabawas.

31. Pakikihalubilo sa mga kamag-anak at sa mga tao, sa pangkalahatan; pakikipag-kamay at iba pa.

32. Pagpapanatili ng kapayapaan at pagpapatibay ng kasunduang pangkapayapaan; digmaan at pagsalakay ng kalaban.

33. Pagsakay at pagbaba ng sasakyan, at iba pang tulad nito, pagkikita ng hindi sinasadya sa gitna ng daan, pagsama sa kaibigan sa paglalakbay.

34. Isang taong malapit nang sumakabilang-buhay, kapag may namatay, may prusisyon sa paglilibing, ang libingan, ang pagluluksa, at iba pa.

35. Kung paano ituring ng malakas na tao ang may sakit.

36. Pagiging mayaman at mahirap.

37. Pagsasabi sa iba tungkol sa Islam at ang paggabay sa kanila patungo sa katotohanan.
38. Kung paano ang tagapagpasya, mga relihiyosong pantas, ministro o pari, Imam ng moske at iba pang tao na may kapangyarihan ay dapat kumilos.

39. Paggawa ng nais, mga bagay na may kaugnayan sa pagpaparusa at makatwirang paghihiganti.

40. Pananalangin sa Panginoon, ang limang beses na araw-araw na ritwal na pagdarasal, at iba pang pagsamba at pagbisita sa mga banal na templo.

Marami pang mga talakaying paksa na nangangailangan ng maraming tomo kung sasaklawin pa ang mga iyon nang masinsinan. Ang ating layunin dito ay madali lang, ang sumangguni sa pangunahing paksa.

## 5- ANO ANG IPINAGBABAWAL SA ISLAM

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng bagay na ipinagbabawal?

***Sagot*:**

Ang Islam ay may bagay na ipinagbabawal at patuloy na ipinagbawal ang paggawa nito.

***Tanong*:**

Bakit nagbawal ang Islam ng mga bagay?

***Sagot*:**

Sapagkat sa paggawa ng mga ito ay marami ang masasaktan.

***Tanong*:**

Kung may nakagawa ng bagay na ipinagbabawal, ano ang kanyang magiging kapalaran?

***Sagot*:**

Kaguluhan sa kanyang buhay at paghihirap sa kabilang buhay.

***Tanong*:**

Magbigay ng halimbawa ng kaguluhan sa buhay. Ano ang katulad nito?

***Sagot*:**

Halimbawa, ang pagsusugal ay nagdudulot ng pagkaubos ng ari-arian, ang paglalasing ay patungo sa pagkakasakit, ang pakikinig ng musika ay maaaring maging sanhi ng *neurasthenasia*, ang pakikiapid ay nakaaapekto ng talaangkanan, ang makahayop na pagtatalik, ay pinagmumulan ng panlamang sakit at kahalintulad nitong karamdaman sa magkalaguyo, ang pagkalango dito ay magdudulot ng suliranin sa timbang ng ekonomiya.

***Tanong*:**

Gayon bakit hindi natin tingnan ang mga masasamang bunga nito sa lipunan sa kabila nang halos karamihan, kung hindi man lahat, ang mga ganitong ipinagbabawal ay laganap.

***Sagot*:**

Ang katotohanan ito ay kabaliktaran: ang krimen ay lumalaganap na sa kahabaan at lapad ng lipunan, ang hukuman ay binabaha ng mga kriminal at ang mga kulungan ay puno na.

Ang hindi pagkabalanse ng ekonomiya ay umabot na sa karurukan nito na kung saan marami naman ang may ari-arian habang ang iba ay namamatay sa gutom.

Ang mapanganib na mga sakit ay hindi mapigilan at maraming pagamutan, klinika, parmasya at iba pa na walang magawa upang iwasan ito o limitahan ang posibilidad na pagkalat.

Ang pag-alala at pagkalito ay nangibabaw na sa buhay ng tao na lumaki na wala noong sa kasaysayan.

Ano ang ipinagbabawal sa Islam

Sa madaling salita, ang mga himagsikan at mga digmaan ang nangingibabaw sa aklat ng kasaysayan kung kaya wala ng puwang sa anumang bagay: ang mga digmaan na nag-iwan ng kamalasan, luha, dugo at malaking kapahamakan.

Matapos nating banggitin ang lahat ng nasa itaas, matatawag pa rin ba na ang ipinagbabawal na kilos (ayon sa Islam) ay walang masamang ibubunga?

***Tanong*:**

Anu-ano ang mga bagay na ipinagbabawal ng Islam?

***Sagot*:**

Maraming ipinagbabawal ang Islam, ang ilan ay ang mga sumusunod:

1. Paggabay sa hindi-makatarungang tao.

2. Paglimot sa Panginoon.

3. Paglustay ng pera (o anumang biyaya ng Panginoon).

4. (Sa mga lalaki) pagsusuot ng mga kulay gintong abubot o pananamit ng sinulid na sutla.

5. Pagsasalsal.

6. Pagiging sanhi ng kagipitan ng iba.

7. Paggamit ng ginto o pilak na mga kasangkapan.

8. Pagsisiwalat ng sikreto ng iba.

9. Pagsuway ng anak sa mga magulang, at hindi pagsunod ng asawang babae sa asawa nito (sa mga mag-asawa na kung saan ang pagkamasunurin ay obligado), at iba pa.

10. Pagkakalat ng tsismis tungkol sa ugaling pakikiapid.

11. Pagtago ng mga kailangang-kailangan na kasangkapan.

12. Paglagay sa panganib ng buhay ng iba.

13. Panggayuma, salamangka, at iba pa.

14. Paninirang-puri at may malisyang paratang.

15. Astrolohiya, at iba pa.

16. Panlilinlang at pandaraya.

17. Pagbabago ng huling habilin ng yumao.

18. Pagmamanman sa iba.

19. Pagpatay o pagsusugat sa iba o pagputol ng isa sa mga bahagi ng katawan.

20. Pagbabawas sa kung ano ang para sa Panginoon o sa tao.

21. Hindi makatarungang pagpapakulong sa iba.

22. Pagseselos.

23. Paglustay sa perang ipinagkatiwala ng iba.

24. Pag-inom ng nakalalasing na inumin: alkohol na inumin o

anumang uri.

25. Pagkain ng karne ng hayop na hindi pa nakakatay, ayon sa batas ng Islam, ang pagkain ng karneng baboy at iba pang ipinagbabawal na karne, pagkain at pag-inom ng maruruming bagay at pagkain tulad ng luwad, at iba pa.

26. Pagkakanulo, pandaraya, at panlilinlang.

27. Pagnanakaw.

28. Pambubugaw at pagdala ng lalaki at babae para sa ipinagbabawal na pagtatalik.

29. Pagsisinungaling.

30. Paggamit ng nakakainsultong salita sa Panginoon, sa mga Propeta, mga Imam, Islam, sa Koran, at sa ibang tao.

31. Pagkukunwari sa lahat ng bagay, pagkakaroon ng dalawang mukha o doble kara, pagpupuna sa isang tao kapag siya kaharap at nililibak kapag ito ay nakatalikod.

32. Panunuhol.

33. Labis na pagpapatubo (sa utang).

34. Pagnanakaw sa mga naglalakbay sa daan.

35. Pag-ahit ng balbas at pagputol ng kahit na anong bahagi ng katawan ng isang tao o pag-aalis sa isa sa mga kakayahan tulad ng pagbulag sa sarili.

36. Malayang pakikihalubilo ng lalaki at babae sa ipinagbabawal

na paraan.

37. Pagsang-ayon sa kung anong ipinagbabawal.

38. Pangangaliwa, makahayop na pagtatalik, pagtatalik ng magkaparehong kasarian, pagtingin sa iba ng may pagkagusto o paghawak sa lalaki o babae na wala sa antas ng pagiging asawa.

39. Hindi makatarungang pagpaparusa sa iba.

40. Pagbibintang sa iba ng pangangaliwa, makahayop na pagtatalik, lalo na ng kapwa lalaki, o pagiging anak sa labas.

41. Pagkakalat ng kasinungalingan, paninirang-puri, pakikisangkot sa walang-kabuluhang pag-uusap at pagkakalat ng pinag-aawayan.

42. Pagtatangkang paggiba ng moske o paglapastangan sa mga ito.

43. Pagpapakita sa iba ng hindi kaaya-ayang ugali sa harap ng malulupit na tao.

44. Paggawa ng instrumentong pangmusika, gamit sa pagsusugal at krusipiho.

45. Hindi pagsusuot ng mga kababaihan ng belo at pagpapakita ng magagarang kasuotan sa publiko.

46. Pagsira o di- pagtupad sa sinumpaan, panata o ang kasunduan.

47. Pagbibigay ng di- makatotohanang pahayag at pagtatago ng

katotohanan.

48. Paglalaro ng chess, larong pantabla na gumagamit ng dais, at iba pang gaya nitong laro.

49. Hindi pag-aalaga sa mga kapamilya na umaasa sa kanya.

50. Pagmamalupit sa kapwa at pagsalungat sa karapatan ng iba.

51. Pagtatrabaho sa mga bagay na walang masyadong ibubunga.

52. Awit na may musika.

53. Pagpalaganap ng katiwalian o masasamang paraan.

54. Pagsira sa magandang relasyon, pagiging suwail sa mga magulang, at hindi pag-aalaga ng mga anak.

55. Paggamit ng maiikling pabigat at pandaraya ng timbangan.

56. Pag-awit ng kathang pang minamahal tungkol sa walang dungis na babae o lalaki na hindi mo asawa.

57. Pagpapakita ng maseselang parte ng katawan sa harap ng hindi kadugo.

58. Pakikipagtalo para lang may mapagtalunan.

59. Paninilip sa bahay ng iba.

60. Paggamit ng bagay na magiging sanhi ng sobrang pinsala sa katawan at katulad na pinsala sa iba at iba pang ipinagbabawal.

Ikaw na iginagalang na mambabasa, ay makakikita sa isang iglap na ang dahilan ng karamihan sa mga pagbabawal na ito ay malinaw at hayag, at hindi na nangangailangan ng pagninilay-nilay. Halimbawa, mayroon bang makapagkakaila sa nakasusuklam na patayan, pandarambong sa pag-aari ng iba o pananakit sa kanila, pagmamanman sa bahay ng iba, o pamiminsala?
Gayunpaman, may mga bagay na nangangailangan ng pansin tungkol sa pagbabawal, halimbawa, ang pagsusugal, pag-inom ng alkohol o alak, at di pagtakip ng mga babae ng kanilang ulo at masagwang pagsusuot ng damit. Dapat malaman ng lahat na ang pagsusugal ay naghahatid ng pagkabalisa at nakawawala ng materyal na bagay, ang pag-inom ng alak ay sanhi ng napakaraming sakit, ang masagwang kasuotan ay nagbubunga ng imoralidad at dahilan ng paghihiwalay ng pamilya, at iba pa. Mayroon bang ibang relihiyon o sistemang legal na hindi bumalangkas ng mga pagbabawal?

Gayunpaman, ang tanong na ito ay nananatili pa rin, ang pagbabawal ba ng iilang mga bagay ay daan tungo sa antas ng nakasasamang pagpipigil? Ang sagot ay anumang bagay tungo sa masasamang elemento ay dapat sugpuin o pigilin sa anumang paraan at ang sistemang legal, sa pangkalahatan, ay ganap upang gawin ito.

## 6- ANG MGA GAWI NG PAGSAMBA NG ISLAM

***Tanong:***

Ano ang kahulugan ng pagsamba?

***Sagot:***

Ang pagsamba ay mga bagay na ginagawa ng Islam na kailangan at sinusunod ng may hangaring makipaglapit sa Panginoong Makapangyarihan.

***Tanong:***

Ano ang ibig sabihin ng hangaring makipaglapit sa Panginoon?

***Sagot:***

Ito ay nangangahulugang ang asal ay ginagawa lamang alang-alang sa Panginoon at ang ganitong hangarin ay kinikilalang gawa ng pagsamba at iba pang kinakailangang gawi, sapagkat ang pagsamba ay may hangaring mapalapit sa Panginoon ngunit ang mga gawi na hindi pagsamba, subalit alin ang ipinalalagay na paraan ng pagtatamo ng awa ng Panginoon, ay maaaring gawin ng walang tiyak na layunin.

***Tanong:***

Kapwa bigyan ng halimbawa.

***Sagot*:**

Halimbawa, ang pag-aalay ng panalangin ay isang gawi ng pagsamba at ito ay hindi makatwiran kapag walang hangaring mapalapit sa Panginoon pero ang paghuhugas ng tela upang ito ay maging malinis ay hindi pagsamba at nagagawa ito ng walang ganoong layunin.

***Tanong*:**

Bakit ang pagsamba ay may-pasubali batay sa hangaring mapalapit sa Panginoon?

***Sagot*:**

Una, sapagkat ang pagsamba ay pagsunod sa Makapangyarihang Panginoon at ang lubos na pagsunod ay hindi naipakikita hangga't ang gawi ng pagsamba ay nagagawa lamang alang-alang sa Panginoon. Pangalawa, ang pagsamba ay nagpaparangal sa kaluluwa kaya't kapag nagpatuloy ang tao sa pag-alaala sa Panginoon at natanto na siya ay nasa harapan ng Dakilang Panginoon, na Makapangyarihan, na lahat ng nakikita at naririnig, walang dudang siya ay pagbibigyan ng kahusayan sa katangian na magdadala sa kanya tungo sa pagkakaroon ng pinakamataas na espirituwalidad at pinakamarangal na pag-uugali at maglalayo sa kanya sa masasamang bagay, maging sa pag-iisip o tunay na mga gawa.

## PAGDARASAL

***Tanong*:**

Anu-ano ang mga gawi ng pagsamba ng Islam?

***Sagot*:**

Ang pinakamahalagang gawi ng pagsamba ng Islam ay ang pagdarasal, pag-aayuno, *khums*, *zakat*, *jihad*, at *hadji*.

Sapagkat ang aklat na ito ay naisulat upang magbigay ng kaunting panimula sa Islam, hindi ko muna ibibigay ang paliwanag ng kabatiran at katwiran sa likod ng mga gawi ng pagsamba at kung sino man ang nagnanais makaalam sa mga aspetong ito ay sumangguni sa aklat na pinamagatang, "Mga gawi ng Pagsamba ng Islam"[1].

***Tanong*:**

Ano ang mga panalangin? Ilang bahagi mayroon ito at ano ang kabilang dito?

***Sagot*:**

May dalawang uri ang mga panalangin: mga kailangang panalangin at mga tagubiling panalangin.

***Tanong*:**

Alin ang mga kinakailangang panalangin?

---

[1] *Ibadat al- Islam*, ikatlong paglimbag, Beirut.1994.

***Sagot*:**

Ang mga kinakailangang panalangin ay ginagawa sa mga sumusunod na hakbang:

1. Madaling-araw na panalangin (tinatawag na *fajr* o *subh*). Ito ay may dalawang bahagi[1], mula madaling-araw hanggang pagsikat ng araw.

2. Tanghali o tanghaling-tapat na panalangin (tinatawag na *dhuhr*): ito ay may apat na bahagi, at ang oras ay mula sa pagdaan ng araw mula sa gitna ng kalawakan ng bansa hanggang sa paglubog ng araw sa gilid[2].

3. Panalangin na panghapon (tinatawag na *'asr*): may apat na bahagi, at ang oras nito ay mula sa tanghaliang panalangin hanggang sa paglubog ng araw sa gilid.

4. Dapit-hapon na panalangin (tinatawag na *maghrib*): may tatlong bahagi, at ang oras nito ay mula sa paglubog ng araw, ibig sabihin nito ay kapag ang mamula-mulang kulay ng kalangitan ay dumaan sa itaas ng ulunan (iyon ay ikaapat na bahagi ng oras pagkatapos ng talagang dapit-hapon), hanggang bago maghatinggabi[3].

5. Gabing panalangin (tinatawag na *'isha'*): may apat na bahagi, at ang oras nito ay pagkatapos ng dapit-hapong panalangin hanggang hatinggabi.

---

[1] Bawat bahagi (*raka'*) ay binubuo ng pagtayo, pagyuko, at dalawang paninikluhod.
[2] Hanggang sa mayroon pang oras para sa hapong pagdarasal.
[3] Upang may oras pa ng pagdarasal sa gabi. Ang gabi na tumutukoy ay mula sa paglubog (sa kaisipang dasal) hanggang madaling araw.

***Tanong*:**

Ang mga dasal ba habang nasa biyahe ay naiiba sa panalanging nasa bahay?

***Sagot*:**

Oo, ang panalanging habang o nasa biyahe ay "*qasr*- pinaigsi", iyon ay tanghali (*dhuhr*), hapon ('*asr*), at sa gabi (*'isha'*) na mga panalangin. Ang mga ito ay dapat gawin ng dalawang bahagi tulad ng madaling araw (*fajr*) na panalangin[1].

***Tanong*:**

Paano nahahati ang mga panalangin?

***Sagot*:**

Ito ay nahahati ayon sa mga sumusunod:

1. Pagsasabi ng *Allahu Akbar*[2] pagkatapos naisaisip ang layunin.
2. Ang pagbabasa ng unang kabanata (*sura*) ng Koran (*al-Fatiha*), at iba pang kabanata habang nakatayo.
3. Pagyuko ng may tiyak na pagdalangin sa Panginoon[3].
4. Pagtayo nang maayos matapos yumuko.

---

[1] Mapapansin na ang panghapong pagdarasal ay hindi pinaikli.

[2] Dakila ang Diyos.

[3] *Subhana rabbiyal-'adhim wa-bi-hamdih.*

5. Dalawang paninikluhod ng may tiyak na dalangin[1], kasunod nito, umupo sa pagitan ng dalawang paninikluhod.

6. Muli, tumayo nang matuwid, bigkasin ang *al-Fatiha* at iba pang *sura* (tulad sa dalawang nabanggit) susundan ng *Qunut* na mga panalangin[2] na tagubilin at hindi obligado.

7. Yumuko at tumayo nang matuwid, pagkatapos yumuko; dalawang paninikluhod (tulad ng 5 sa itaas) at umupo muli, bigkasin ang *tashahhud*[3] at ang *salam*[4].

Iyon ang paraan ng dalawang bahagi ng pagdadasal. Tulad ng panalangin ng tatlo o apat na yunit, gayunpaman, sa ikatlo at ikaapat na yunit sa halip na pagbigkas ng *al-Fatiha* at iba pang *sura*, natatanging papuri para sa Panginoon ang bibigkasin[5].

***Tanong*:**

Ano ang mga batayan sa pagdarasal?

***Sagot*:**

Ang mga batayan sa pagdarasal ay ang mga sumusunod:

1. Tatayong paharap sa *Kibla*[6].

---

[1] *Subhana rabbiyal- a'la wa-bi- hamdih.*

[2] Halimbawa nito, *Allahuma salli 'ala Muhammadin wa-Aali Muhammad*; *Rabbana atina fi 'd-dunya hasanatan wa-fi'l-akhirati hasanatan wa-qina 'adhab an-nar* [2:201]; *Rabbana amanna bi-ma anzalta wa-ttaba `n-ar-rasula fa-ktubna ma'-ash-shahidin* [3:53].

[3] Na nagsasamang (katulad ng ibang panalangin) tumetistigo (sa *tashahhud*) sa banal na pagkakaisa at ang pagkapropeta ni Mohammad at nawa'y ang pagpapala ng Diyos at kapayapaan ay mapasakanya at sa kanyang kapamilya.

[4] *As-salam 'alaykum wa-rahmatullahi wa-barakatuh.*

[5] *Subhanallah; wa-'l-hamdulillah; wa-la ilaha illa-'llah;wa-llahu akbar* (tatlong beses).

[6] iyon ay sa direksyon patungong Makka.

2. Kalinisan sa pananamit, katawan, at lugar ng pagpapanikluhod.

3. Nasa kalagayan ng pagkadalisay sa pamamagitan ng pahuhugas o paglilinis ng katawan (*wudu'*)[1] o *ghusl*[2] o *tayammum*[3].

4. Ang pananamit ng taong nanalangin at lugar ng dasalan ay angkop.

5. Gawaing nakapagpapawalang bisa ng pananalangin, tulad ng pag-usog, pagtatawanan, o paglihis sa *Kibla*.

***Tanong*:**

May iba pa bang panalangin maliban sa araw-araw na panalangin na ginawang obligado ng Islam?

***Sagot*:**

**Oo.**

1. Ang panalangin para sa patay.
2. Ang panalangin sa panahon na may kahanga-hanga o nakatatakot na pangyayari (*salat al- ayat*)[4].
3. Ang panalangin pagkatapos ng pag-ikot sa Kaaba

---

[1] Paghuhugas ng mukha at mga kamay, at pagpunas ng ulo at mga paa.

[2] Pagbubuhos ng tubig sa buong katawan.

[3] Paggamit ng lupa kapag walang tubig.

[4] halimbawa, sa panahon ng solar o lunar na eklipse (buo o hindi), lindol, bagyo, at iba pa.

(*tawaf*)[1].

4. Ang panalangin para sa kapakanan ng mga yumao, kapag ang indibidwal ay obligado.
5. Ang panalangin pagkatapos manumpa.

May mga natatanging paraan sa pagdarasal ng obligadong panalangin at dapat sumangguni sa mga aklat sa batas kahinahunan para sa karagdagang detalye.

***Tanong*:**

Alin ang mga panalangin na talagang rekomendado?

***Sagot*:**

Maraming rekomendadong panalangin, halimbawa:

1. Araw-araw na higit sa hinihinging katungkulang (*nawafil*)[2] panalangin.
2. Ang natatanging mga panalangin sa buwan ng Ramadan.
3. Rekomendadong mga panalangin sa mga sagradong araw tulad ng panrelihiyong pagdiriwang.
4. Mga panalanging naiulat ng Propeta at ng mga purong Imam, kung saan ito rin ay kanilang ginawa at nakilala sa

---

[1] iyon ay ang *tawaf* sa paligid ng Banal na Kaaba sa Makka sa panahon ng *Hadji* o 'Umra.

[2] Bago at matapos ang limang obligadong panalangin.

kanilang mga pangalan, halimbawa, ang panalangin ng Propeta (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan nawa'y sumakanya at sa kanyang kapamilya) at ang panalangin ni 'Ali (sumakanya nawa ang kapayapaan).

5. Panalanging rekomendado sa iba't ibang pagkakataon tulad ng, panalangin kapag dumalaw sa banal na mga templo (maging pisikal o nasa malayo), natatanging panalangin ng paghingi sa Diyos na Makapangyarihan ng ulan (*istisqa'*), at ang panalangin habang natatakot.

## PAG-AAYUNO

***Tanong*:**

Ano ang pag-aayuno?

***Sagot*:**

Ang pag-aayuno ay ang paglayo sa anumang bagay na nakakasira ng pag-aayuno mula madaling-araw hanggang sa paglubog ng araw.

***Tanong*:**

Ilan lahat ang iba't ibang uri ng pag-aayuno?

***Sagot*:**

May apat na uri ng pag-aayuno:

1. Sapilitan o puwersahan na pag-aayuno, tulad sa buwan ng Ramadan.

2. Rekomendadong pag-aayuno tuwing buwan ng *Rajab*[1].

3. Hindi aprobadong pag-aayuno sa araw ng *'Ashura*[2].

4. Ipinagbababawal ang pag-aayuno sa pagdiriwang ng (*'Id*) *al-Fitr* at *al-Adha*[3].

***Tanong*:**

Ilang araw ang obligadong pag-aayuno sa buwan ng Ramadan?

***Sagot*:**

Sa mga Muslim kung kanino ang pag-aayuno ay kinakailangan, lalaki o babae ay mag-aayuno sa loob ng buong buwan ng Ramadan, ikasiyam ng buwang kalendaryo, ang unang buwan ay ang al-Muharram.

***Tanong*:**

Anu-ano ang mga bagay na nagpapahiwatig sa maaaring pagkasira ng pag-aayuno kung kaya't ito ay dapat o obligadong iwasan?

***Sagot*:**

Sampung bilang ito:

---

[1] Ang ikapitong buwan sa kalendaryong Muslim.

[2] Ang ikasampung araw ng *al-Muharram* na sa araw na ito ay ginugunita ang pagkamartir ni Imam al-Husayn (sumakanya nawa ang kapayapaan), apo ng Banal na Propeta (ang biyaya ng Panginoon at kapayapaan nawa'y sumakanya at sa kanyang kapamilya).

[3] Ang *al-Fitr* ay ang huling araw matapos ang pag-aayuno sa Ramadan at ang *al-Adha* ay ang ikasampung buwan sa kalendaryong Islam ng *Dhu 'l-Hijja*.

1. Pagkain.
2. Pag-inom.
3. Pagtatalik.
4. Pagsasalsal.
5. Pananatili sa maruming ritwal hanggang madaling-araw[1].
6. Pagtuturok ng likido.
7. Pagsinghot o paglalagay ng makapal na pulbo o alikabok na umaabot sa lalamunan.
8. Paglublob ng ulo sa tubig.
9. Pagsusuka.
10. Ang pagdadahilan ng maling kilos o maling gawa sa Panginoon, Propeta o sa 12 mga Imam.

***Tanong*:**

Kapag may isang sadyang hindi nakapag-ayuno ng isang araw, paano niya ito pagbabayaran?

***Sagot*:**

Mababayaran o mababawi ito ng tao ng tatlong beses:

[1] i.e. habang nasa kondisyong hanaba, nangangailangan ng kumpletong paghuhugas (*ghusl* ).

1. Pagkatapos ng buwan ng Ramadan, siya ay mag-aayuno ng isang araw, kapalit ng isang araw na hindi pag-aayuno.
2. Siya ay magbabayad alinman sa mga sumusunod:
   a. Siya ay mag-aayuno ng sunud-sunod sa loob ng dalawang buwan nang walang pagkauntol.
   b. Siya ay magpapakain sa 60 mahihirap na tao.
   k. Siya ay maghanap ng kalayaan para sa mananampalatayang alipin.

3[1]. Ang hukom na Muslim ay magpaparusa sa kanya sa pagkakasala.

## *KHUMS* AT *ZAKAT*

***Tanong*:**

Ano ang *khums*?

[1] Kapag hindi niya nagawa ang 1 at 2.

***Sagot*:**

Ang *khums* ay ang pagbibigay ng dalawampung bahagdan ng kita o sahod alang-alang sa Panginoon[1].

***Tanong*:**

Saang kita dapat kunin ang *khums*?

***Sagot*:**

Mula sa pitong bagay:

1. Mga nasamsam mula sa digmaan.
2. Mga bagay na nakukuha mula sa pagsisid sa dagat.
3. Batong miniral.
4. Kita at tubo.
5. Lupang nabili ng hindi Muslim mula sa Muslim.
6. Ang *halal* (naaayon sa batas o pinahihintulutan ng relihiyon) na kita na nahahaluan ng *haram* (taliwas sa batas o ipinagbabawal ng relihiyon) na tubo.
7. Kayamanan.

---

[1] Tingnan sa Koran (8:41): "At alamin na ang anumang bagay na iyong kinita (*ghanimtum*), ang ikalima niyan (*khumusahu*) ay para sa Panginoon, Ang Mensahero, sa malapit na kaanak, mga ampon, ang mga mahihirap at taong palalakbay , kung ikaw ay naniniwala sa Diyos at iyan ay ating isiwalat sa ating mga sakop ['*abdiina*, i.e.Muhammad]........".

***Tanong*:**

Kanino ibinabayad ang *khums*?

***Sagot*:**

Ang bahagi ng *khums* ay ibabayad sa Muslim na hukom upang gamitin bilang panustos sa mga gawaing Islam. Ang natitira ay gagamiting panustos sa mga taong nangangalaga at tumutulong sa mga ulilang bata, mahihirap at nangangailangang manlalakbay, mula sa kapamilya ng Propeta (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan nawa'y sumakanya at sa kanyang kapamilya).

***Tanong*:**

Ano ang *zakat*?

***Sagot*:**

Ang *zakat* ay binubuo ng bayad mula sa bahagi ng ari-arian para sa Panginoong lumikha.

***Tanong*:**

Sa anong bagay ibabayad ang *zakat*?

***Sagot*:**

Sa tatlong kategorya:

1. Tatlong grupo ng hayop na nanginginain ng damo: baka, tupa, kambing, at mga kamelyo.

2. Apat na uri ng mga butil: bunga ng palmera, pasas, trigo at *barley* o sebada.

3. Dalawang klase ng barya: ginto at pilak.

Ang *zakat* ay obligadong pagbabayad mula sa siyam na bagay. Ito ay pagrerekomenda na dapat magbabayad ng *zakat* mula sa ari-arian at negosyong pag-aari.

***Tanong*:**

Kanino dapat ibibigay ang *zakat*?

***Sagot*:**

Ang *zakat* ay dapat gagastusin sa walong pangkat:

1. Sa mahihirap.
2. Sa pulubi: higit pa sa mahihirap na tao.
3. Opisyales na naatasang mangulekta ng *zakat*.
4. Mga bagay na para sa Panginoong lumikha, anumang bagay na nakinabang ang isang Muslim maging ito ay sa kanyang relihiyon o makamundong gawain.
5. Sa mga nangungutang na hindi makapagbayad.
6. Mga manlalakbay na hindi na makapaglakbay o hindi na makababalik sa kanilang bansa.

7. Sa mga nakatanggap ng *zakat* na maaaring magpaigting ng kanilang pananalig na nasa mga puso[1] o di kaya'y magpapahihinang-loob dahil sa pananakit ng mga Muslim.
8. Mga alipin: nakatali na mga tao sa kahirapan ay dapat mabigyan ng *zakat* para sa kanilang kalayaan o di kaya ay biglang-laya.

***JIHAD***

***Tanong*:**

Ano ang *jihad*?

***Sagot*:**

Ang *jihad* ay pakikipaglaban para sa Panginoong lumikha.

***Tanong*:**

Ano ang layunin at pakay ng *jihad*?

***Sagot*:**

Ang layunin ng *jihad* ay may dalawang bahagi:

1. Paghango sa mga tao mula sa kanilang mga pamahiin sa kanilang pananampalataya at sa anumang kanilang ginagawa.

[1] Mga bagong nahikayat ng relihiyong Islam.

2. Pagpapalaya ng mga naaapi mula sa kuko ng mga mang-aapi.

***Tanong*:**

Napapatunayan na ba na ang Islam ang nagsisimula ng gulo o digmaan sa mga hindi Muslim nang walang panunulsol?

***Sagot*:**

Hindi kailanman. Sa kabilang banda, ang Islam ay nakikipaglaban para sa pagtatanggol sa sarili laban sa:

1. Mga taong mayroong Bibliya (*Ahl al-Kitab*), ang mga nagmamay-ari ng Bibliya, matapos silang mabigyan ng pagkakataong mamili sa pagyakap sa Islam o pagbabayad ng buwis (*jizya*), o pakikipaglaban.

2. Mga tao maliban sa mga sumusunod sa Banal na Aklat na nakapagbigay sa kanila ng pagpipiliang yumakap sa Islam o makipaglaban.

***Tanong*:**

Sinu-sino ang mga taong may Bibliya?

***Sagot*:**

Ang mga taong may Bibliya ay binubuo ng mga Hudyo, Kristiyano, Zoroastriyanismo, at lahat ng nagmamay-ari ng Banal na Aklat.

***Tanong*:**

Sino ang mga taong hindi sakop sa tinatawag na mga taong may Bibliya?

***Sagot*:**

Sila ay ang hindi mga Muslim at sila ay sumasamba sa Diyus-diyosan at iba pang katulad nito.

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng *jizya*?

***Sagot*:**

Ang *jizya* ay halaga ng pera galing sa mga taong nasa Banal na Aklat para sa proteksyon ng mga Muslim.

Sila ay malayang nakagagawa ng kanilang panrelihiyong ritwal at sila ay hindi ipinagbabayad ng *zakat* at *khums* na kinukuha mula sa mga Muslim.

***Tanong*:**

Bakit naiiba ito? Hindi ba mas makatwiran para sa mga taong may Bibliya na ituring na katulad ng mga Muslim?

***Sagot*:**

Sa kabilang dako, dahil ang karapatan ng mga taong may Bibliya ay matamang binabantayan sa ilalim ng pamahalaang Islam samantala sa ilalim ng ibang sistemang legal ang

kanilang karapatan ay hindi pinangangalagaan, saklaw ng nabanggit ito ay malinaw sa mga sumusunod na mga batayan:

1. Sa bansang Islam ang mga taong may Bibliya ay nagtatamasa ng pantay na karapatan tulad ng kanilang kapwa mamamayang Muslim.

2. Ang kanilang buhay, ari-arian at dangal ay pinangangalagaan, katulad din ng mga Muslim.

3. Ang mga taong may Bibliya ay malayang magtatag ng kanilang organisasyon, kanilang panrelihiyong ritwal katulad ng mga Muslim.

4. Hinggil sa mga suliraning alinsunod sa batas ang mga taong may Bibliya ay maaari, ayon sa kanilang kagustuhan, maghanap ng katarungan sa hukuman ng mga Muslim ngunit maaari din silang pumunta sa kanilang hukom.

5. Ang mga taong may Bibliya ay nagbabayad ng *jizya* sa namamahalang Muslim habang ang mga Muslim ay magbabayad ng ***khums*** at *zakat*. Kaya't masasabi ba na ang mga taong may Bibliya ay tunay na inaapi sa ilalim ng Islam?

***Tanong*:**

Kung kaya bakit nakikipaglaban pa rin ang mga Muslim sa mga taong may Bibliya?

***Sagot*:**

Ang hidwaan ay nasa kanilang pamahalaan na nagtatangi ng di-kanais-nais sa paraang pang-aapi at pagpapahirap. Makikita natin ng may kasabikan sa mga naninirahan sa ganong bansa ang pagtanggap sa mga Muslim, sapagkat sila ay itinuturing na tagapagligtas mula sa mga kamay ng mga mapang-abusong namamahala. Ang kasaysayan ang siyang saksi nito. Katulad din nito ay ang kalagayan ng hindi mga Muslim at hindi rin isa sa mga taong may Bibliya, ang kadahilanan kung bakit ang mga Muslim ay nakikipag-away sa iba ay upang maitampok ang batas ng Panginoon at mailayo ang ibang bansa mula sa mga mapagsamantala at mapang-abuso na namamahala sa mga tao ng may kaguluhan at pananakot.

***HADJI***

***Tanong*:**

Ano ang *Hadji*?

***Sagot*:**

Ang *Hadji* ay ang paglalakbay sa Makka sa Peninsulang Arabiya na may layuning isagawa ang mga ritwal ng pagsamba.

***Tanong*:**

Kanino obligado ang *Hadji*?

***Sagot*:**

Ang *Hadji* ay obligado sa isang taong may kakayahang maglakbay patungong Makka gamit ang sarili nitong pera, nararapat lamang na ito ay hindi magpapahirap sa kanya o maging sanhi ng kanyang paghihirap.

***Tanong*:**

Ilang beses obligado ang *Hadji* sa isang taong maykaya?

***Sagot*:**

Isang beses sa buong buhay.

***Tanong*:**

Ang *Hadji* ba ay rekomendadong gawa (maliban sa obligasyon)?

***Sagot*:**

Oo, ngunit para sa mga taong hindi kayang tumustos nito, at sa mga maykaya na nagawa na ang obligadong banal na paglalakbay, ang hadji ay rekomemdado.

***Tanong*:**

Ano ang ginagawa sa *hadji*?

***Sagot*:**

Ang *Hadji* ay nahahati sa dalawang bahagi:

a.) 'Umra[1].

b.) Hadji.

**a.)** Ang seremonya ng ***'Umra*** ay ang mga sumusunod:

1. *Ihram* (damit ng taong peregrino) na isusuot mula sa *Miqat*[2].
2. Pag-ikot sa Banal na Kaaba (*tawaf*) ng pitong beses.
3. Dalawang bahagi ng panalangin pagkatapos ng *tawaf* sa likod ng puwesto (*maqam*) ni Ibrahim (kapayapaan nawa'y sumakanya).
4. Matuling paglalakad (*sa'i*) sa pagitan ng bundok *Safa* at Marwa, ng pitong beses.
5. Paggupit (*taqsir*) ng mangilan-ngilang buhok sa ulo o pagputol ng kuko.

**b.)** Ang seremonya ng ***Hadji*** ay ang mga sumusunod:

1. *Ihram* (damit ng peregrino) na isusuot mula sa Makka.

---

[1] Ang 'Umra ay maaaring gawin sa sarili ng madalas sa buong taon.

[2] Miqat: Alin man sa mga lugar na nabanggit ng Banal na Propeta (Ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at sa kanyang pamilya) kung saan ang mga tao'y nagsusuot ng *Ihram* habang papuntang Mecca upang gawin ang Hadji o 'Umra.

2. Pananatilli sa *'Arafat* sa ikasiyam na araw ng *Dhu'l- Hijja.*
3. Pamamalagi sa *Mash'ar* [*Muzdalifa*] kinaumagahan ng ikasampu.
4. Paglalakbay mula Mash'ar patungong Makka sa ika-sampung araw, sa kapistahan (*'Id*) ng *al- Adha.*
5. Paghagis ng pitong maliliit na bato sa *Jamra* ng *'Aqaba* sa *'Id* ng *al- Adha.*
6. Pagkatay ng hayop alinman sa tatlong uri ng hayop na panghanapbuhay: kamelyo, baka, tupa, at kambing.
7. Pag-ahit sa ulo o paggupit ng buhok.
8. Mag-*tawaf* sa Ka'ba ng pitong beses, tinatawag na *tawaf* ng *al-ziyara.*
9. Magsagawa ng dalawang bahagi ng panalangin pagkatapos ng *tawaf* sa likuran ng *maqam* ni Ibrahim (sumakanya nawa ang kapayapaan).
10. *Sa'i* o matuling paglalakad sa pagitan ng *Safa* at Marwa ng pitong beses.
11. Isa pang *tawaf* sa likod ng Ka'ba ng pitong beses, tinatawag na *tawaf* ng *al-nisa'.*
12. Tulad din sa 9, sa itaas.

13. Pamamalagi sa Mina sa bisperas ng ikalabing isa at ikalabindalawa, at sa ibang pagkakataon sa bisperas ng ikalabingtatlo.
14. Paghagis ng maliliit na mga bato sa tatlong *Jamarat* ng Mina, bawat *Jamra* ay hinahagisan ng pitong malilit na bato tuwing tag-araw ng ika-labing isa, at ikalabindalawa ng *Dhu 'l-Hijja*, at hanggang ikalabingtatlo kapag ang relihiyosong manlalakbay ay nanatili sa Mina hanggang bisperas ng ikalabingtatlo.

***Tanong*:**

Kailan dapat pumunta ang isang Muslim para sa Hadji?

***Sagot*:**

Sa mga buwan ng pag-Hadji, tulad ng, *Shawwal*, *Dhu 'l-Qa'da* at *Dhu 'l-Hijja*[1]. Nararapat lamang na ang Hadji ay maisagawa sa buwan ng *Dhu 'l-Hijja*.

***Tanong*:**

Ano talaga ang 'Umra (na walang Hadji)?

---

[1] Ang ika-10, 11, at 12 na sunud-sunod na mga buwan ng kalendaryong Muslim.

***Sagot*:**

Ang 'Umra ay ang tumpak na nasabi na sa itaas[2] at pati na ang *tawaf* sa paligid ng Ka'ba na tinatawag na *tawaf* ng *al- nisa',* at ang dalawang bahagi ng panalangin na sumunod dito (11 at 12 sa itaas). Ang 'Umra ay maaaring gawin kahit anong oras sa loob ng isang taon o buong taon.

***Tanong*:**

Ano ang pakinabang o benepisyo ng *Hadji*?

***Sagot*:**

Maraming pakinabang ang Hadji, narito ang mga ilan:

**1-Kapakinabangang Pampamahalaan:**

Ang Hadji ay naghahatid ng pagkakaisa ng mga Muslim at nagbibigay sa kanila ng lakas upang matakot ang mga kaaway.

**2-Kapakinabangang Pang-ekonomiya:**

Ang Hadji ay tumutulong sa sirkulasyon ng pera at gumagalaw ito mula sa dulong bahagi ng mundong Islam tungo sa ibang bahagi na nagpapaunlad ng kalakalan.

**3-Kapakinabangang Pangkaisipan:**

Ito ay nagbibigay ginhawa sa kaluluwa at nagbibigay-panatag at linaw ng isip ang naidudulot ng kanyang paglalakbay at

---

[2] Pahina 56.

nakapagpapaalis ang pangamba at pag-alala sa sariling bansa na ayon sa isang makata:

*Mangibang-bayan at maghanap ng mahahalagang bagay, sapagkat sa paglalakbay, makakukuha ka ng limang bagay nito; Ang pagkawala ng pangamba, pagkakaroon ng hanapbuhay, matalas na pag-iisip, mabuting pag-uugali, at kaaya-ayang pakikisama.*

**4- Kapakinabangang Panlipunan:**

Ang *Hadji* ay nagiging dahilan ng mga Muslim upang makilala ang isa`t isa at magtulungan itong magpahayag ng may nagkaisang boses.

**5- Kapakinabangang Pang-espirituwal:**

Ang pag-ikot sa Ka'ba, ang paglalakad sa pagitan ng Safa at Marwa, ang pagdadasal habang umiikot, ang ritwal na mga pananalangin, ang pagtatayo sa 'Arafat, ang lahat ng ito ay pagsamba. Mayroon pang ibang pakinabang sa pagiging *Hadji* na nababanggit sa ibang dako para sa karagdagang detalye[1].

[1] Halimbawa, *'Ibadat al-Islam* ng may-akda.

## 7- BATAS NG ISLAM (ANG *SHARI'A*)

Sa bahaging ito ating maigsing susuriin ang maringal na lathalain ng *Shari'a* ng Islam tulad ng, pagpapalinis ng sarili para sa pagsamba, ang mga marangal na sangtuwaryo, walang ritwal na mga pagdadasal, mga kongregasyunal na pagdarasal, ang pag-uutos kung ano ang nararapat at pag-iwas kung ano ang maaaring masisisi, *i'tikaf*, tawag sa kabutihan, paggunita sa mga nakaraang pangyayari, ang katapatang-loob sa Ahl al- Bayt at kanilang hindi pakikipagsalamuha sa mga kaaway.

### PAGPAPALINIS SA ISLAM:

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng pagiging malinis sa sarili?

***Sagot*:**

May apat na uri ng pagpapalinis sa Islam:

1. Pagpapalinis ng kaluluwa mula sa masasamang gawi, tulad ng pagseselos, kasakiman at karamutan, galit, karuwagan, at iba pang hamak na mga katangian.

2. Paglilinis sa bahagi ng katawan mula sa mga bagay na hindi naaayon sa Islam, halimbawa, paglilinis ng mata mula sa pataksil na tingin, paglilinis ng dila mula sa walang kabuluhang pag-uusap,at iba pa.

3. Paglilinis ng katawan at sa bahaging marurumi, sapagkat ginawang obligado ng Islam na linising mabuti ang katawan mula pag-ihi, dugo, pagbabawas, at iba pang

dumi. Inihabilin din ng Islam ang paglilinis sa anumang marumi hindi lang sa katawan kundi pati na rin sa lahat ng nahahawakan tulad ng mga damit, kagamitan sa mesa at gamit pangkusina, mga alpombra, at iba pa.

4. Ang paglilinis ng katawan at kaluluwa ng magkasabay na ginagawa sa tatlong sumusunod na kalagayan:

A. Pagsasaggawa ng ablusyon matapos ang bawat *hadath*.

**ABLUSYON ( *WUDU'*)**

***Tanong*:**

Ano ang *hadath*?

***Sagot*:**

Ang *hadath* ay tumutukoy sa pag-ihi, pagbabawas, kabag o usog, pagtulog, (sa mga babae) pagreregla-*istihida qalila* at tumutukoy din ito sa anumang sanhi ng pagkabalisa ng isip tulad ng pag-inom ng alak, pagkawalan ng malay, at iba pa.

***Tanong*:**

Paano ginagawa ang ablusyon?

***Sagot*:**

Ang paraan ng pagsasagawa ng paglilinis ay ang mga sumusunod:

1. Paghilamos ng mukha mula sa noo patungong baba.

2. Paghuhugas ng kanang kamay mula siko hanggang sa dulo ng mga daliri.

3. Paghuhugas ng kaliwang kamay mula siko hanggang sa dulo ng mga daliri.

4. Pagpapahid sa ibabaw ng unahang bahagi ng ulo ng mamasa-masang palad ng kanang kamay.

5. Pagpapahid sa ibabaw na bahagi ng dalawang paa ng mamasa-masang palad ng dalawang kamay ng sabay, alinsunod sa pagkakasunod.

**LUBOS NA PAGLILINIS (*GHUSL*)**

**B.** Ang paglilinis ng buong katawan na may dalawang uri:

1. Obligadong lubos na paglilinis.

2. Rekomendadong lubos na paglilinis.

***Tanong*:**

Kailan ang lubos na paglilinis ay magiging obligado?

***Sagot*:**

Ang lubos na paglilinis ay ginagawa sa anim na mga pagkakataon:

1. Hanaba: ito ay pagkatapos malabasan ng tamod o pagpasok (sa pagtatalik).

2. Buwanang-daloy: Ito ay dugo na buwan-buwang nangyayari sa mga kababaihan.

3. Ang paglabas ng dugo matapos manganak (*lochia*), at iba pa.

4. (Sa babae), paglabas ng dugo, maliban sa buwanang-daloy at madalang na daloy- para sa kumpletong paliwanag na kinakailangan ng pagsangguni.

5. Paghawak sa bangkay: ang kumpletong paglilinis ay obligado kapag nahawakan ang malamig na bangkay ng tao at bago ito niliguan.

6. Ang bangkay ng tao: ito ay obligadong lubos na linising maigi lalake man o babae.

***Tanong*:**

Anu-ano ang rekomendadong lubos na malilinis?

***Sagot*:**

Ito ay marami tulad ng paghuhugas tuwing Biyernes, mga araw ng pagdiriwang[1], at tuwing gabi sa buwan ng Ramadan.

***Tanong*:**

Ano ang pamamaraan ng lubos na paglilinis?

---

[1]Ang *a'yad* ( maramihan ng *'id* ).

*Sagot*:

Ito ay maaaring gawin ng isa sa dalawang paraan:

1. Paglublob ng sarili; ilubog ang sariling katawan ng isang beses sa malinis na tubig, na naaalinsunod sa batas (*halal*), sa paraang ang tubig ay bumalot sa buong katawan.

2. Paglilinis sa tiyak na hakbang. Una, paghuhugas ng ulo at leeg, saka ang kanang bahagi ng katawan, pagkatapos ang kaliwang bahagi ng katawan

Gayunman, ang sinumang hindi makagawa ng ablusyon o nakapaglinis ng lubos ang *tayammum* ay ipinag-uutos ng Islam.

*TAYAMMUM*

*Tanong*:

Ano ba ito?

*Sagot*:

Ang *tayammum* ay binubuo ng:

1. Pagkiskis ng palad ng dalawang kamay sa malinis at pinahintulutang legal na lupa, at ugain ito at pahirin ang noo ng dalawang palad mula sa linya ng buhok hanggang sa bahaging ibabaw ng ilong.

2. Pahirin ang ibabaw na bahagi ng kamay, gamit ang palad ng kaliwang kamay at unahing punasan ang ibabaw na bahagi ng kanang kamay at gayundin sa kaliwang kamay.

3. Ulitin ang pagkiskis ng palad ng dalawang kamay sa lupa at ipahid sa ibabaw na bahagi ng mga kamay tulad ng nabanggit na paraan.

Malinaw na ang seremonya ng paglilinis ay ginagawa na may layuning mapalapit sa Panginoon kaya nga hindi lang ito nakapaglilinis ng panlabas ngunit nakapaglilinis din ito ng panloob ng tao, yamang din lang na sinisikap na mapalapit sa Panginoon, nangangailangan din ito ng kalinisan ng kaluluwa.

**Mga Lugar ng Pagsamba**

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng mga lugar ng pagsamba?

***Sagot*:**

Ang Propeta ng Islam, si Muhammad (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at sa kanyang kapamilya) ay nagsabi: " ang lupa ay ginawa para sa aking pagpapanikluhod (*masjid*) at ang lupa nito ay [ginawang] malinis para sa akin[1].

[1]Tingnan *'Awali al-la 'ali al-'aziziyya fi 'l-ahadith al-diniyya,* Ibn Abi Jumhur Ahsa'I ( ipinanganak 840/1436-7 ), Sayyid al- Shuhada' Publishing House, Qum, 4 vols. 1405/1984 - 5, vol.2, ph.208, dagdag pa dito, "saan mang lugar kapag oras na ng pagdarasal, gagawin ko ang *tayammum* at magdasal".

Samakatuwid, sa pagsaalang-alang ng Islam, ang lupa kahit saan ay naaangkop gamitin para sa pagsamba, kung kaya ang pagsamba ay walang pinipiling lugar. Dagdag pa dito, sa Islam walang lugar na iniatas para sa pagsamba ng pangkat-pangkat ng tao. Ang Panginoon ay nagsabi:

"At kayo ay haharap (sa Kanya) sa bawat lugar ng pagpapanikluhod (*masjid*) "[7:29].

Gayunpaman, ang Islam ay nagtatag ng tiyak na lugar para lamang sa pagsamba na tinatawag na moske (*masajid*, pang-isahan. masjid) at humihikayat na magsamba at magtitipun-tipon ang mga tao at nangakong magbibigay ng gantimpala para sa paggawa ng gusali, pagpapailaw at pagbabantay sa kanilang mga gawain. Ang pagdadasal sa moske ay mas mainam kaysa kahit saan lang.

Ang mga lugar ng pagsamba ay nahahati sa:

1. Mga lugar na mahalaga pinakamataas na uri tulad ng moske ng al-Haram sa Makka, moske ng Propeta (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at sa kanyang kapamilya) sa al- Madina, ang moske ng Kufa (malapit sa lungsod ng Najaf), ang moske ng Basra sa lungsod ng Basra, at ang Sakr al- Sharif (ang bobidang bato) at Herusalem sa Palestina.

2. Ang mga lugar na nasa ikalawang pinakamataas na uri at mahalaga ay tulad ng moske ng Sahla na malapit sa Najaf at ang moske ng Baratha[1] sa pagitan ng Kadhimayn at Baghdad.

[1] Amir Al- Mu'minin 'Ali Ibn Abi Talib ( sumakanya nawa ang kapayapaan) dumaan sa Baratha ( malapit sa *Karkh*, sa kanlurang bahagi ng Baghdad ) at nagdasal sa kinaroroonan ng kasalukuyang moske.

3. Ang mga lugar na nasa pangatlong pinakamataas na uri at mahalaga ay ang lahat ng mga moskeng itinayo ng mga Muslim sa buong mundo. Ang mga ito ay nagkakaiba ng estado ayon sa naipaliwanag ng huresprudensiyang Islam.

***Tanong*:**

May mga natatanging kautusan ba kaugnayan sa mga moske?

***Sagot*:**

Sa katunayan, mayroon. Halimbawa, ipinagbabawal ang paglapastangan at hindi makatarungang paggiba ng mga ito. Ipinagbabawal din sa isang tao na nasa kalagayan ng hanaba o ang isang babae ay may buwanang- daloy o nasa kondisyong *lochial* - matapos manganak na umupo sa moske, at ipinagbabawal din sa mga nasa kalagayan ng hanaba na dumaan sa moske ng al- Haram at Makka pati na rin sa moske ng Propeta (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at sa kanyang kapamilya] sa Al- Madina.

## Mga Banal na Templo

***Tanong*:**

Alin sa mga ito ang tanyag na templo?

***Sagot*:**

May mga lugar na kung saan ang Propeta at ang walang pagkakamaling mga Imam ay inilibing narito:

1. Ang Hujra ng Propeta (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at ng kanyang kapamilya) na nasa al- Madina sa Hejaz.

2. Libingan ng al- Baqi' sa al- Madina kung saan naroon ang libingan nina Imam al- Hasan al- Mujtaba, Imam Zayn al- 'Abidin, Imam Muhammad al- Baqir at Imam Ja'far al-Sadiq (sumakanila nawa ang kapayapaan).Ang pinakahuling hantungan ni Fatima al- Zahra' (sumakanya nawa ang kapayapaan), ang pinakamabuti sa lahat ng babae na nasa al- Baqi'.

3. Ang templo ni Imam Amir al- Mu'minin (sumakanya nawa ang kapayapaan) na nasa al- Najaf al- Ashraf sa Iraq.

4. Ang templo ni Imam al-Husayn (sumakanya nawa ang kapayapaan) na nasa Karbala', Iraq.

5. Ang mga templo nina Imam Musa al- Kadhim at Muhammad Jawad (sumakanilang dalawa nawa ang kapayapaan) na nasa Kadhimiyya, Iraq.

6. Ang templo ni Imam 'Ali al- Rida (sumakanya nawa ang kapayapaan) na nasa Mashhad sa Khurasan, Iran.

7. Ang templo nina Imam 'Ali al- Hadi at Imam al-Hasan al-'Askari, at ang libingan ni Imam al- Mahdi (sumakanila nawa ang kapayapaan ) na nasa Samara' , Iraq.

8. Ang iba pang templo na umabot sa bukod-tanging antas , tulad ng sa itaas, halimbawa, ang templo ni al- 'Abbas (sumakanya nawa ang kapayapaan ) na nasa Karbala' , ang templo ni Sayyida Zaynab (sumakanya nawa ang kapayapaan ) na nasa Damascus , at ang mga templo ng iba pang mga propeta tulad ng templo ni Dhu Kifl (sumakanya nawa ang kapayapaan) at ang templo ni Musa ( *Kalim - Allah* – sumakanya nawa ang kapayapaan).

***Tanong*:**

Ang mga templo bang ito ay nakakatamasa ng natatanging kataasan?

***Sagot*:**

Oo, sa kadahilanang ang mga Propeta ng Panginoon at ang Kanyang mga tagasunod (*awsiya 'uhu* ) at ang sinumang malapit sa Panginoon ay doon nakalibing.

***Tanong*:**

Pakipaliwanag ng ibang aspekto ng pagkakaroon ng mataas na antas.

***Sagot*:**

Ang natatanging kautusan na umuukol sa mga moske ( na nabanggit sa itaas ) ay ginagamit din sa mga banal na templong ito, na dinagdagan ng rekomendadong pagluluhog sa museleo ni Imam al – Husayn (sumakanya nawa ang kapayapaan). Ang ikalawa sa nabanggit ay may higit na pribilehiyo kaysa ibang mga templo.

***Tanong*:**

Ang pagdalaw ba sa mga templo ay nakapagdadala rin ng pagpapala at ginagantimpalaan?

***Sagot*:**

Oo, dahil rekomendado sa Islam na dumalaw ang mga Muslim sa libingan ng Propeta, kanyang anak na babae, at sa mga walang pagkakamaling mga Imam (sumakanila nawa ang kapayapaan ) sapagkat ang pagdalaw na iyon ay nakakatanggap ng maraming pagpapala sa kabilang buhay. Karadagan nito, ang Islam ay mayroong natatanging okasyon ng pagdalaw na kanais-nais sa ibang panahon.

Kung sa panahon ngayon makikita natin na ang puntod ng hindi nakikilalang sundalo ay nagiging "dako ng pagdalaw"; na humihikayat sa mga tao na ipaglaban ang kanilang bansa at tanda rin ng paghanga sa mga sundalong nagbuwis ng buhay sa pakikipaglaban, gayundin sa Islam, mayroong mga kilalang pinuno at kapag ang mga tao ay sumunod sa kanila sila ay mabibiyayaan at magkaroon ng kaligayahan sa kabilang- buhay.

Samakatuwid, makikita natin na ang templo ng mga Propeta at ng mga walang pagkakamaling Imam ay tanglaw ng Islam at pinagbubuhatan ng lubos na kaligayahan.

Sa katunayan, ang panalangin sa pagdalaw sa Propeta at mga Imam ay mga aral at paraan tungo sa tamang paniniwala. Halimbawa, isa sa mga naisulat na panalangin ay ang pagdalaw sa templo ni Imam Amir al- Mu'minin (sumakanya nawa ang kapayapaan), si 'Ali ay pinarangalan bilang:

"Pantay o patas ang katarungang ibinibigay at walang kinikilingan".[1]

Sa pangungusap na ito makikita natin ang panuntunan ng katarungan at pangangailangan ng pagkakapantay- pantay sa pakikitungo sa mga karapatan ng iba.

Isa sa mga dasal na naisulat para sa pagdalaw ng sangtuwaryo ni Imam al- Husayn na mababasa natin:

"Ako ay saksi na ikaw ay kadalisayan, dalisay at ginawang dalisay na ikaw ay mula sa kadalisayan, mga dalisay at ginawang dalisay. Ang iyong sarili ay malinis at ang lupa ay nagging malinis dahil sa iyo, ang lupa kung saan ikaw ay

---

[1] Tingnan, Halimbawa, *Mafatih al-jinan* ni *'Abbas al-Qummi*, Dar al-Zahra' Beirut, unang printa, 1998, ph.443, *ziyarat Amir al- Mu'minin* (*'alayhi l-salam*) sa Araw ng Ghadir: " ikaw ay makatarungan ng walang kinikilingan, maging pantay ka sa mga tao at ikaw ay may mas nalalaman sa batas ng Panginoon kaysa ibang nilalang " [ matapos ang Banal na Propetang Muhammad – sumakanya nawa ang kapayapaan at sa kanyang kapamilya ].

namamahinga ay malinis nang dahil sa iyo, at ang iyong sangtuwaryo ay dalisay[1].
Natutunan natin mula dito na tungkulin ng isang tao na gawing malinis ang kanyang puso, katawan at lahat ng bagay na kanyang nahawakan at upang maging malinis ang lupang ng kanyang tahanan. Kinakailangan bang sumunod ang peregrino sa yapak ni Imam al- Husayn (sumakanya nawa ang kapayapaan ) sino ang naging daan para maging malinis ang lupa?

*Tanong*:

May iba pa bang kapakinabangan sa pagdalaw sa mga templo sa natatanging okasyon?

*Sagot*:

Oo, tulad ng mga pakinabang na nabanggit sa pagha-hadji, simula pa sa mahalagang okasyon sa pagdalaw sa mga templo ng mga walang pagkakamaling Imam, ang mga tao ay nagtitipun- tipon mula sa iba't ibang lugar, kaya ang mga pakinabang na nakukuha ng pagha-hadji (na nabanggit na) ay natatamo din sa ganitong mga dalaw.

**PAGSUSUMAMO**

*Tanong*:

Ano ang kahulugan ng pagsusumamo at bakit dapat natin itong gawin?

---

[1] *Mafatih al-jinan*, pahina 515, *fi ziyarat al- Imam al- Husayn ('alayhi 'l-salam) al- makhsusa al-ula.*

Ano ang Islam?

***Sagot*:**

Ang pagsusumamo[1] ay katumbas ng mga salitang binibigkas ng tao sa May Likha upang humingi ng mga pangangailangan, pagpapahayag ng karaingan, pagpupuri sa Panginoon, pagbanggit ng isa- isa sa mga biyaya at mga pakinabang na naibigay ng Panginoon o paghingi nito ng gabay tungkol sa gagawing bagay o iwasang gawin.

Ang mga pakinabang ng pagsusumamo ay binubuo ng:

1. Iniuugnay ng tao ang kanyang sarili sa May Lumikha.

2. Nagpapalakas sa kaluluwa ng tao kapag nahihinuha nito na siya ay sakop ng Makapangyarihang Panginoon, ang kanyang kaluluwa ay nakakakuha ng lakas at ang lakas na 'yun ang pinagmumulan ng lakas ng loob at kawalang-takot.

3. Nagdadala ito ng katahimikan at kapayapaang- loob, sapagkat ang katahimikan ay nagpapalaganap ng kaligayahan.

4. Pagkintal kung ano ang nakakabuti sa kaluluwa at pagpapalayo ng mananampalataya sa masasamang bagay sanhi ng pamukaw-sigla na nakuha sa paggawa ng pagsusumamo.

5. Paggabay sa nagsusumamo sa pagkilala ng tama at kasamaan pagkat ito ay ipapaliwanag ng panalangin.

[1] Pagsusumamo o *Du'a'* ( walang ritwal na pagdarasal ) kaiba sa *salat* ( ang limang obligadong pagdarasal sa araw-araw at iba pa ) tulad ng nabanggit na.

Ang pagkilala ng kabutihan at kasamaan ang siyang taglay ng panalangin.

6. Karagdagan nito, sinasagot ng Panginoon ang pagsusumamo, tulad ng sinabi Niya sa Banal na Koran:

"At ang iyong Panginoon ay nagwika: Magdasal kayo sa Akin at kayo'y Aking sasagutin " [40:60] kung kaya't ang pangangailangan ng nananampalataya sa mundong ito at sa kabilang- buhay ay maibibigay.

Sa madaling salita, ang pagsusumamo ng mga Islam ay ang walang hanggang pinanggagalingan ng kaalaman na hindi makikita sa ibang relihiyon o pananampalataya, at kung saan din nakapagpakinabang sa tao, simula ng kanyang buhay hanggang sa kanyang huling hantungan.

*Tanong*:

Pakibigay nga ng halimbawa ng pagsusumamo.

*Sagot*:

Babanggitin natin dito bilang halimbawa, ang mga bahagi ng pagsusumamo ni Imam al- Sajjad[1] (sumakanya nawa ang kapayapaan) mula sa kanyang panalangin upang makakuha ng "Pinakamabuting katangiang-moral "[2]:

" O, Panginoon pagkalooban po Ninyo ako ng kabuhayan at huwag po sana Ninyo akong subukan na tumingin

---

[1] Imam 'Ali Zayn al-'Abidin, ang ikaapat na Imam ng Ahl al- Bayt.

[2] *Al- Sahifa al-Sajjadiyya al-kamila ( wa-kana min du'a 'ihi 'alayhi al-salam fi makarim al-akhlaq wa-mardi 'l-af'al ),* ikalawang printa ay sa Beirut ( al-Mu'assisa al- Dawliyya), 1999, na may komentaryo ni Ghalib 'Asayli, panalangin no.20, ph.113, 115-6.

(anong mayroon sa iba ); Bigyan Mo po ako ng lakas at huwag dulutan ng kapalaluan; gawin po Ninyo akong alipin at huwag sanang masira ang aking pagsamba sa pagkawiling lubos sa aking sarili; gawin Mo akong kasangkapan sa paggawa ng kabutihan sa iba; huwag po sana Ninyong hayaan na mabahiran ang aking kabutihang-gawa nang sa gayo'y makaramdam ang iba na sila ay nagkautang sa akin; bigyan po Ninyo ako ng marangal na paraan sa pakikitungo at protektahan Mo ako mula sa makasariling pagbati.

"O, Panginoon punuin po Ninyo ng pagpapala si Muhammad at ang kanyang kapamilya at gabayan po Ninyo ako sa pakikibaka sa nandaraya sa akin, ng may kagandahang- loob; na aking gagantimpalaan ang sinumang nagbigay sa akin ng kawalang-halaga, ng pagkabukas-palad; na aking pagbayaran ang sinumang umagaw sa akin, ng may kabutihang-loob; ang sinumang pumutol ng pakikipagkapwa sa akin, sa pamamagitan ng pagdalaw sa kanya; at pagsalungat sa sinumang nagsalita sa aking likod, sa pagsalita sa kanya ng mahusay;at ako ay magpapasalamat sa kahit na anong kabutihang-loob [na naipakita sa akin] at aking ipagpaumanhin ang anumang nagawa laban sa akin."

"O, Panginoon ibuhos po Ninyo ang pagpapala kay Muhammad at sa kanyang kapamilya at nagsusumamo po ako sa Inyo na sana huwag Ninyo akong hayaan apihin, dahil alam kong Ikaw lang ang may kakayahang ipagtanggol ako, na sana huwag din akong mang-api ng kapwa, Ikaw lang ang may kakayahang pigilan ako; na sana hindi ako maligaw dahil Ikaw ang patnubay ko; na sana 'wag naman ako maghirap, dahil nasa mga kamay Mo ang lunas ko; at sana

huwag naman ako mangmalupit ng kapwa, dahil ang aking lakas ay galing sa Iyo".

Ang sinumang masusing susuri sa pagsusumamo ng Propeta ( ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at sa kanyang kapamilya ) at ng mga Imam, ang iba ay kabilang sa aklat na tinatawag na *al-Qur'an wa-'l- du'a'* ng *Bihar al-anwar*[1], o sa *Mafati al-jinan* o *al-Sahifa al – Sajjadiyya* nalaman na ang pagsusumamo ay makatotohanang dakilang yaman na magagamit para maging masaya ang tao hanggang sa kabilang buhay.

**SAMA-SAMANG PAGDARASAL ( *SALAT AL- JAMA'A* )**

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng *jama'a*?

***Sagot*:**

Ito ay sama-samang pagdarasal. Ang Islam ay humihikayat sa mga Muslim na sabay-sabay ialay ang limang beses na pagdarasal na sama-sama sa likod ng Imam, sa kondisyong siya ay karapat-dapat, ibig sabihin siya ay tapat sa kanyang relihiyon. Sa buong mundo ng Islam mula sa kapanahunan ng Propeta, na isa sa nagtatag ng sama-samang pagdarasal, hanggang sa ngayon, ang mga Muslim ay nagtitipun-tipon sa umaga upang magdasal nang sabay-sabay na panalangin sa madaling- araw, sa pantanghaling dasal at panghapon na

---

[1] Ang *encyclopaedic* na gawa noong ika-17 na sentenaryo ni 'Allama Muhammad Baqir al-Majlisi, nailathala (110 na tomo ) sa Beirut, ikalawang bagong edisyon, 1983. Ang tinutumbok na seksyon ay ang *Kitab al-dhikr wa-'l-du'a'* makikita sa tomo 90 ( pp.148 hanggang katapusan) at sumasaklaw din sa tomo 91 at 92.

pagdarasal at sa paglubog ng araw para sa hapon at gabing pagdarasal.

Sila ay kalimitang nagtitipon sa isang tiyak na lugar, tulad ng templo ng mga Imam at sa mga moske, at pagdadasal kasama ng mga Muslim na namumuno at namumuhay nang mabuti at tapat na gumagawa ng obligadong pagdarasal sa paraang patayo, paupo, payuko, at paninikluhod.

***Tanong*:**

Ano ang ating nakukuha sa sama- samang pagdarasal?

***Sagot*:**

Ang mga pakinabang na nakukuha sa sama-samang pagdarasal ay marami kabilang na ang mga sumusunod:

1. Napagsama-sama ang mga Muslim sa praktikal na paraan: araw- araw ang isang Muslim na may malaking responsibilidad ay tumatayong kasunod ng nasasakupan, ang puting Muslim kasunod ng itim na Muslim, mayamang Muslim kasunod ng mahihirap na Muslim, at iba pa, ang lahat sa harap ng iisang Panginoon, walang matanyag sa bawat indibiduwal. Sa panahong din iyon, lahat ay nakikidalamhati ng magkatulad na mga damdamin. Ang pagkakauri at iba pang pagtatangi ay nawawala at dahil dito walang ibang mangibabaw kundi kabutihan.

2. Ang pagdadamayan ay nakikita kapag ang mga Muslim ay nagsama- sama at nagkakakilala ang bawat isa. Ang mga magkakaibigan ay nagtutulungan at binibigyang-

pansin ang sinumang wala sa pagtitipon o nasa kahirapan.

3. Kumikintal ang disiplina sa puso ng mga nagdadasal, sapagkat ang sama-sama ay isa sa mga pinakamabuting paraan ng disiplina. Kapag ito ay nakatanim na sa katangian ng isang Muslim siya ay magiging matatag sa kanyang ginagawa.

4. Ang pakinabang galing sa sermon at pamamatnubay na kadalasang binibigay sa sama-samang pagdarasal bago magsimula o pagkatapos. Ang mga Muslim sa ganitong sama-sama ay nakakatanto sa mga kalamidad na lumipos sa mga Muslim sa buong mundo kaya ang pakikilahok nito ay hindi lang nakikihapis sa mga nadulutan, sa halip, nakikisalamuha rin upang gumawa ng praktikal na bagay. Samakatuwid, mapapansin natin na ang laging sumasama sa pagtitipong pagdarasal ay mas marami ang nalalaman tungkol sa relihiyon at mapapansin din ang bunga ng mga sermon at pangangaral sa ganitong mga okasyon, ang mga nagdarasal na sama-sama ay mas tapat at maingat kaysa iba sa iba't ibang larangan ng buhay. Ang pakinabang sa pagtitipon na pagdarasal ay tuloy-tuloy pa rin hanggang ngayon.

## PAG-UUTOS KUNG ANO ANG MABUTI AT PAGBABAWAL KUNG ANO ANG MASISISI

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan nito?

***Sagot*:**

Ipinag-uutos ng Islam kung ano ang mabuti kahit na ito ay ginagawang sapilitan o magiging sanhi ng pagtatagubilin. Ang kabutihang iniuutos ng Islam ay tinatawag na ***ma'ruf***.

Gayundin, ito rin ay nagbabawal kung ano ang maaaring maisisisi kahit ang paggawa ng bagay ay maging lubos na ipinagbawal o sabihing ang tiyak na mga kilos na iyon makakabuting layuan. Ang masasamang bagay ay tinatawag na ***munkar***.

Samakatuwid, ang Islam ay nag- utos sa mga Muslim na iatas ang ***ma'ruf*** (mga mabubuting bagay) at ipagbawal ang ***munkar*** ( mga masasamang kilos). Nang sa gayon, sa batas na ito ang mga pagkalihis sa lipunan ay maitutuwid, ang mamamayan ay mapapatnubayan sa tamang pag-uugali ng Islam at ang mga ito ay magliligtas sa kanila sa mga masasamang bagay at mga krimen.

Sa Koran, sinabi ng Panginoon: " Ikaw ang pinakamabuti sa lahat ng nilalang na nabubuhay sa sangkatauhan, ipag-utos mo kung ano ang mabuti at iyong ipagbawal kung anong maaaring maisisisi" [3:110].

Si Propetang Muhammad (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at sa kanyang kapamilya) ay

naghambing ng pag-uutos ng kabutihan at pagbabawal sa paggawa ng maaaring maisisisi, tulad ng tao sa isang bangka na habang nasa laot ay gumagawa ito ng butas. Kapag may pasaherong pipigil sa kanya sila ay maililigtas ngunit kapag wala at hayaan ito sa kanyang ginagawa pareho silang masasawi.

Si Imam Amir al- Mu'minin (sumakanya nawa ang kapayapaan ) ay nagsabi : siguraduhin mo na ang iniuutos mo ang mabuti (*ma'ruf*) at ipagbawal ang masisisi (*munkar*) kung hindi ang kasamaan ay mananaig, kung saan ikaw ay hihiling ng tulong sa Panginoon ngunit hindi maibibigay ng Panginoon ang inyong panalangin"[1].

## *I'TIKAF*

***Tanong***:

Ano ang *i'tikaf*?

***Sagot***:

Ang *i'tikaf* ay nagtataglay ng pamamalagi sa moske ng tatlong araw o higit pa tuwing araw ng pag-aayuno ng Muslim at iwasan ang paggawa ng maraming bagay na hindi naaayon sa pagtamo na mapalapit sa Panginoon, at hindi ito umaalis ng moske maliban sa mga pangangailangan.

[1] Katulad din ng paanyaya sa *Nahj al- balagha* ph.362, ngunit may bahagya itong pagkakaiba sa simula *viz.* " Huwag talikuran ang utos ng kabutihan at ang pagbabawal kung ano ang ikagagalit......."

***Tanong***:

Ano ang pakinabang ng *i'tikaf*?

***Sagot***:

Ang kabutihang naidudulot nito ay itaas ang mga bagay na pangkaluluwa at upang pigilin ang isang indibiduwal sa pagkagiliw sa pisikal na makakasira ng isip. Ito ay panahon ng pagpapagaling at pahinga upang linisin ang katawan at palinisin ang kaluluwa.

Sa panahon ngayon makikita natin na ang mga tao, kahit na pinuno ng pamahalaan, tumitigil sa kanilang trabaho sa panahon ng pagpapagaling, nang sila ay magkaroon ng panahong magpahinga at magnilay-nilay. Sila ay pumupunta sa bahay sa probinsiya o lalawigan o di kaya ay pumupunta sa tabing- dagat at kahit saan upang makakuha o makabawi muli ng kanilang lakas at upang maisip ang kanilang mga problema nang malayo sa magulong pagkakaingay ng buhay. Ang *i'tikaf* ay mas mainam ang paggawa nito dahil:

1. Habang ginagawa ang *i'tikaf ikaw* ay nag-aayuno, ang mga pakinabang nito ay nabanggit na.

2. Ang *i'tikaf* ay nangangailangan ng pagtutuon ng sarili sa Panginoon na siyang pinagbubuhatan ng bawat kabutihan at pamukaw-sigla ng kapayapaan at kapanatagang- loob.

3. Ang *i'tikaf* ay ginagawa lamang sa moske kung saan ito ay lugar ng pagsunod, pagsamba, katapatan at

kabanalan, malayo sa pagkakasala at masasamang gawain.

Ito ay napatunayan sa paraang maka-agham na ang lugar ay nakakaimpluwensiya ng damdamin at maaaring, ayon sa uri ng lugar, may positibong impluwensiya sa kabutihan o kasamaan.

## PAGPAPALAGANAP NG KABUTIHAN

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng pagpapalaganap ng kabutihan?

***Sagot*:**

Tinatawag ng Islam ang bawat kababaang loob na "kabutihan" na ( *khayr*) at nag-uutos sa mga tao na umanyaya sa iba tungo sa paggawa ng kabutihan. Sinabi ng Panginoon, "Hayaan ninyo na may mga pangkat na tumindig buhat sa inyo at umanyaya sa lahat sa paggawa ng kabutihan" [3:104], tulad ng ipinag-uutos Niya sa mga tao na gumawa ng kabutihan sa kanilang sarili.

Katunayan sa Islam, dagdag pa dito, ay may pagpapala sa sinumang gumagabay sa ganap na kabutihan gaya ng gumawa ng kilos sa kanyang sarili, ayon sa sinabi ng Propeta ( ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at sa kanyang kapamilya ), " ang sinumang nagturo sa daang kabutihan ay para na ring siya'y gumawa ng (ng mabuting kilos mismo )"[1].

---

[1] Tingnan sa *Kanz al-'ummal*, tomo16, pahina 359, *hadith* 16052 at *Bihar al- anwar*, tomo71, pahina 409. *Bihar al-anwar*, tomo 72, pahina 50.

Ang mabuting gawa ay nahahati sa dalawang kategorya:

1. Ang mga mabubuting gawa na tiyakang itinalaga ng Islam tulad ng pagdadasal, pagtulong sa mga nangangailangan at pagpapakain sa nagugutom.

2. Ang mga magagandang gawa na saklaw ng pangkalahatang mga prinsipyo na inihanda ng Islam kahit na hindi gumawa ang Islam ng tiyak na pagtatakda sa kanila, tulad ng paggawa ng mga paaralan at mga hospital, pagpapatayo ng mga institusyong pagkawanggawa upang magkaloob ng mga damit at pagkain sa mga kapus-palad, at pagpapabilis ng kontrata sa pagpapakasal, at iba pa.

Samakatuwid sa pananaw ng Islam, ang Muslim ay isang tao na gumagawa ng kabutihan at nag-uutos ng kabutihan na batay sa sinabi ng Propeta ( ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at sa kanyang kapamilya ) " Ang pag-alis ng bagay na nasa daan na makakapinsala ay isang kabutihang-gawa "[1].

Katunayan, kapag ang tao ay kumilos nang ayon sa tuntunin ng Islam sa paggawa ng kabutihan at pagpapalaganap kung ano ang nakakabuti, walang sinumang mangangailangan at ang mundo ay magbabago sa pagiging paraiso ng kagalingan kung saan ang kabutihan, kasaganaan at pagkakaibigan ay mananaig sa buong mundo.

---

[1] *Bihar al- anwar* , tomo 72, pahina 50.

## MGA PAGGUNITA

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng mga paggunita?

***Sagot*:**

Ang Islam ay nagsagawa ng pagdiriwang at paggunita bilang pag-alaala sa Propeta at mga walang kasalanang mga Imam maging ang mga ito ay masasayang pangyayari tulad ng kaarawan, o kalungkutan tulad ng araw ng kanilang pagkamatay, bagay na rekomendado at lubhang kanais-nais. Ayon sa isinalaysay ng *hadith*, "Ang ating mga tagasunod ay mula sa atin, sila ay natutuwa sa ating kasiyahan at nagdadalamhati sa ating kalungkutan "[1].

***Tanong*:**

Ano ang pakinabang sa mga paggunitang ito?

***Sagot*:**

Ang maraming pakinabang na isinama nila:

1. Manghikayat ng kabutihan. Kapag nakikita ng tao na ang kabutihan at pagkamatapat ay mga bagay na iginagalang, ito ay kanilang papanigan at sila ay magdudulot din ng paggalang. Tulad ng mga paggunita,

[1] *Ghurur al-hikam wa-durar al-kalim*, 'Abd al- Wahid al- Amidi ( fl. 5/ikalabing-isang siglo ), unang inilimbag sa Beirut noong 1987, unang bahagi, ph. 227, *hadith* no. 178: " Makapangyarihang Panginoon tumingin Kayo sa sanlibutan at piliin po Ninyo kami na Iyong tagasunod ( *shi'a* ) nang sa gayo'y mayroon kaming matulungan at masisiyahan kapag kami ay natutuwa, malulungkot kapag kami ay nalulumbay at mag-aalay ng kanilang mga sarili at ari- arian dahil sa amin. Ang mga iyon (tao ) ay mula sa amin at babalik sa amin at makakasama namin sa paraiso.

ito ay naghihikayat din ng kabutihan at kapuri-puring mga gawa kung kaya't ito ay pumupukaw din kung ano ang masama at ipinagbabawal.

2. Paglikha ng mga huwaran. Kapag ang tao ay may pansariling paggalang sa isang tao, ito ay kanyang magiging huwaran at sisikapin nitong isunod sa kanyang buhay ang katangiang taglay ng kanyang hinahangaan. Sapagkat nasa katangian ng tao ang espirituwal na pagpapahalaga at ang pagkakaroon ng posibilidad na mamuno ng may karangalan at katangiang-moral.

3. Pagpupuri sa mga nagpapahalaga tungo sa kaunlaran ng lipunan. Ang mga taong ito ay iginagalang habang sila ay nabubuhay hanggang sila ay namayapa.

4. Dagdag pa nito, sa ganitong pagdiriwang kadalasan kabilang ang mga tao sa pagtitipon at pagkakaroon ng pagpapalitang-kuro at panayam at ito ay magdaragdag ng pakinabang para sa lipunan, tulad ng nabanggit na banal na paglalakbay sa Makka at pagdarasal sa kongregasyon. Bukod pa dito, ang pagtitipong ito ay hindi lang paggunita kundi mayroon din itong aspekto ng pagpatnubay at pagbabala upang dalawang ulit ang nakukuha ditong pakinabang: pakinabang mula sa tunay na pangyayari at ang pakinabang mula sa espirituwal na pagtuturo.

5. Kapag ang pagdiriwang ay ginagamitan ng makukulay na palamuti para sa masasayang okasyon at maiitim naman para sa pag-aalaala sa kalungkutan o pagluluksa ito ay nakapagbibigay ng lakas sapagkat ang mga mata ay nakikisali sa tainga sa paghahanap ng pang-unawa at

pamukaw-sigla, kung kaya ang kasagutan sa mabuti at sa masama ay higit na mapapalakas.

***Tanong*:**

Magbigay ng halimbawa ng mga pagdiriwang bilang parangal.

***Sagot*:**

Halimbawa :

1. Ang kaarawan ng Banal na Propeta, at Fatima al- Zahra' at ang 12 mga Imam (sumakanila nawa ang kapayapaan at pagpapala ng Panginoon ).

2. Ang pagdiriwang (*'Id* ) ng al- Mab'ath[1] nang ang Propeta (ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at sa kanyang kapamilya ) ay sinabihan ng Panginoon na simulan na ang kanyang tungkuling Propeta para sa sangkatauhan noong ika- 27 ng Rajab[2].

3. Ang pagkamatay ng Propeta, Fatima al- Zahra', at ang 11 walang kasalanang Imam (sumakanila nawa ang kapayapaan at pagpapala ng Panginoon).

4. Ang pagdiriwang ng Ghadir ( 'Id al- Ghadir ) na tinatawag na Ghadir Khumm, ang Propeta ( ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan sumakanya nawa at sa kanyang kapamilya ) ay humirang kay 'Ali

---

[1] 13 taon bago ang *Hijra* ( noong ang Propeta Muhammad ay nagtungo mula sa Makka patungo sa al- Madina ).
[2] Ito ay sa Makka.

Ibn Abi Talib na kanyang *Khalifa* ( humalili ) sa mga Muslim noong ika- 18 ng Dhu 'l-Hijjra[1].

5. Ang mga Islamiyang pagdiriwang ng 'Id al- Fitr (pagpatid ng pag-aayuno ) sa ika- 1 ng Shawwal[2] at 'Id al- Adha ( pagdiriwang ng pagsasakripisyo ) sa ika- 10 ng Dhu 'l- Hijja.

6. Isa sa mga araw ng pagluluksa ay ang Arba'in, ang ikapatnapung araw ng pagluluksa para kay Imam Husayn, sa ika- 20 ng Safar[3].

***TAWALLI at TABARRI***

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng *tawalli* at *tabarri*?

***Sagot*:**

Kapag nagmahal ang isang tao, siya ay magiging malapit sa kanya, at kapag malapit na siya sa kanya sinusunod nito ang kanyang mga halimbawa sa kilos at pananalita. Katulad din ito na kapag ayaw niya ang isang tao lumalayo ito sa kanya at sa pag-iwas nito sa taong ayaw niya, sumasalungat siya at nagiging iba siya sa kanyang ginagawa at sinasabi. Sa ganyan, ang pagmamahal at ang pagkakaroon ng kasama ay itunuturing na halimbawa na sinusunod at tinatawag na

---

[1] Ghadir Khumm ang pangalan ng lawa-lawaan sa pagitan ng Makka at al- Madina. Ang pangyayari ay naganap sa taong 10/ 632 nang pauwi na ang Banal na Propeta mula al- Madina, sa pagtatapos ng pagiging Hadji.

[2] Ang araw matapos ang buwan ng pag-aayuno sa Ramadan.

[3] Ang ika- apatnapung araw matapos ang pagkamartir ni Imam Husayn sa Karbala' noong ika- 10 ng Muharram 61/ 680, unang buwan sa kalendaryong Muslim, (ikalawa ang Safar).

*tawalli* (pagkakasundo), at ang hindi pagkagusto at ang paglalayo nito ay tinatawag na *tabarri* ( pagkapoot).

***Tanong*:**

Kanino tayo dapat magpakita ng tunay na pakikipagkaibigan at kanino tayo dapat magpamalas ng pagkapoot?

***Sagot*:**

Dapat tayong magpakita ng magiliw na pakikitungo sa Panginoon, sa Kanyang mga Propeta, sa mga Imam at sa mga may takot sa Panginoon, at sa pagsalungat sa mga kalaban ng Panginoon. Dapat natin itong gawin sapagkat ang totoong nagmamahal sa Panginoon ay malapit sa kanyang puso at ang kanyang kilos sa pagkamaka-Diyos, masunurin sa Kanya at sa paggawa nito, nagiging maunlad ang kanyang pagkatao maging dito at hanggang sa kabilang-buhay.

Gayundin, kapag ang isa ay nagpapakita ng pagkapoot sa mga taong may takot sa Diyos inilalayo din niya ang sarili dito at walang ibang magawa kundi sumalungat sa lahat ng kilos at ginagawa nito. Samakatuwid, hindi siya mapapahamak ng mga taong iyon. Bukod pa nito, ang tao ay dapat magpalugod sa kanyang mga likas na hilig ng may kalakip na pagmamahal at kawalang-gusto, sapagkat may tatlong kategorya ng tao:

1. Mga taong sumusunod sa Panginoon at totoong natatakot sa Kanya.

2. Mga kaaway ng Panginoon at kaaway din ng mga sumasampalataya.

3. Ang sinumang hindi sa Panginoon o sa Kanyang kagalit tulad ng isang mangmang na walang-kakayahan upang kilalanin ang katotothanan o kaya ang naninirahan sa malalayong lugar o sa mga lugar na disyerto.

Kapag nais ng tao na makamit ang kanyang likas na pag-ibig ito ay kanyang isasalin sa may magandang pag-uugali na ang pakikisama ay kapaki-pakinabang ngunit kapag ang likas na pag-uugali ay pagkapoot siya ay tumutuon sa taong may pangit na pagkatao na ang pakikisama ay mapanganib o nakakasakit.

Samakatuwid, sa ating mga nabalangkas ang pagpapatibay ng mabuting pagsasamahan at pagkapoot ay unang-una, ang paraan upang matugunan ang katutubong katangian na nararapat ipahayag. Ikalawa, nakakatamo ng pakinabang sa pagkakaroon ng ganoong uri ng paninindigan sa mundong ito at sa hinaharap.

***Tanong*:**

Maaari bang gawin ang mga likas na katangian?

***Sagot*:**

Anumang likas na hilig maging ito ay pag- ibig, pagkamuhi, pagluluksa , katuwaan , tapang , at iba pa tulad ng tiyan na kailangang busugin. Nilinaw ng Islam kung ano ang pinakamabuting pagkain sa mga kalikasang ito upang

malaman ng tao kung ano ang makapagpapasaya sa kanya at ano ang mga sanhi ng kanyang kalungkutan, nang sa gayon, kanyang susundin kung ano ang nakabubuti at ipawalang-halaga kung ano ang nakakasira.

## 8- KALAYAAN SA ISLAM

***Tanong*:**

Ang kalayaan ba ay umiiral sa Islam?

***Sagot*:**

Sa lahat ng pagkakaunawa sa kalayaan na umiiral sa iba't ibang uri ng relihiyon at sistemang legal, ang pinakamalawak ay makikita sa Islam.

Katunayan, ang Islam ay relihiyong may kalayaan sa bawat diwa ng salita.

***Tanong*:**

May katibayan ba sa pagsasabi nito mula sa Koran at *sunna*?

***Sagot*:**

Oo, sa katunayan. Hinggil sa Koran, inilalarawan nito ang Propeta ng Islam na siyang, " Gumawa ng alinsunod sa batas ang mabubuting bagay at ipinagbabawal sa kanila kung ano ang masasama at kanyang inalis ang kanilang mga bigat at tanikala " [ 7: 157 ].

Ang mga pasanin at panlipunang tanikala na nakatali sa leeg ng sangkatauhan at pumigil sa kanilang kalayaan ay siyang inalis ng Propeta , sa ganyan, sila'y kanya ring pinalaya at binigyan ng kalayaan matapos ang paghihigpit at kamangmangan na umalipin sa kanila.

## ANG HANGGANAN NG KALAYAAN

Batay sa tunay na *sunna*, ang kilalang patakaran sa aklat ng batas kapayapaan na mula sa Koran at ang *hadith* ay : " Ang mga tao ay binigyan ng pananagutan para sa kanilang mga sarili at kung anong mayroon sila "[1].
Kaya ang sino man ay makagagawa ng kanyang nais gawin hinggil sa kanyang pangangatawan o kanyang sariling pag-aari sa kondisyong anuman ang kanyang gawin ay hindi labag sa *Shari'a* ng Islam.

***Tanong***:

Magbigay ng halimbawa sa mga kilos na ipinagbabawal sa *Shari'a.*

***Sagot***:

Mga ipinagbabawal na mga kilos sa sarili tulad ng pagkitil ng sariling buhay, pagputol ng sariling kamay, o pagsira ng sariling katangian tulad ng pagbulag sa sarili o gawing bingi ang sarili.

Ang isa pang ipinagbabawal na kilos ay tumutukoy sa sariling pag-aari ng kayamanan sa pamamagitan ng pagtapon nito sa laot o pagsunog ng kanyang kuwartang papel at iba pa. Ipinagbabawal din ang paggasta ng pera ng iba sa paraang labag sa batas o labag na pagtatalik o pagsusugal. Yamang din lang na ang mga kilos na ipinagbabawal ng *Shari'a* ay talagang mangilan-ngilan lang, bawat isa nito ay ginawang labag sa batas para sa kabutihan ng indibiduwal o ng lipunan, mga bagay na maaaring gawin din sa katawan o kayamanan

---

[1] Tingnan din sa *al- 'Awali al-la 'ali,* kabanata 1, pahina 22, *hadith* 99.

at ari- arian ng isang tao na hindi nakikita sa ibang relihiyon o alituntunin ng batas.

## Mga Uri ng Kalayaan

***Tanong*:**

Anong mga uri ng kalayaan ang umiiral sa Islam?

***Sagot*:**

Ang mga uri ng kalayaan na umiiral sa Islam ay napakarami kaya mahirap na italang lahat.Bagaman kahit papaano ating babanggitin ang sampu sa mga ito yamang din lang na ang karamihan sa mga ito ay saklaw na ng ibang uri:

1. **Kalayaan sa kalakalan:**

   Ang sinuman ay maaaring mangalakal ng kahit na anong paninda na nais nito maliban lamang sa kalakal na labag sa batas tulad ng mga inuming nakalalasing at karne ng baboy. Maaari din siyang magluwas ng mga kalakal kahit saan at mag-angkat nito ng walang bayad sa adwana at walang hangganang pagbabawal.

2. **Kalayaan sa Pagsasaka:**

   Pinahihintulutan ng batas ang sinumang tao na maaaring magsaka hangga't nais nito at lupang higit pa sa nais nito nang may buong kalayaan ng walang anumang mga buwis o hangganan sapagkat sinabi ng *hadith*, " Ang lupa ay pag-aari ng Panginoon at ng sinumang nais gumamit nito".

3. **Kalayaan sa Kasipagan:**

   Ang tao ay maaaring makapag-angkat at makapag-luwas, makapagpatayo ng pabrika o makapag-angkat at makapagluwas ng kahit anong uri at maaaring gumawa ng mga bagay ng walang buwis, mga kondisyon o limitasyon.

4. **Kalayaan na magmamay-ari ng pinagkukunang-yaman:**

   Ang lupa, tubig at hangin, lahat ng ito ay mula sa Diyos, at ang tao ay pinahihintulutang kumuha ng yaman na taglay nito, maging ito ay isda mula sa dagat, deposito ng mineral, kayamanan sa lupa, mga kahoy sa kagubatan, *atoms* sa kalawakan at iba pang kayamanang nasa kalawakan.

5. **Kalayaan sa Pag- unlad:**

   Ang sinuman ay maaaring makapagpapaunlad ng lupa sa pamamagitan ng pagpapatayo ng mga gusali, kanal, poso, at iba pang mga proyekto na ayon sa panuntunan ng prinsipyong nabanggit na, " Ang mundo ay sa Panginoon at sa sinumang nais gumamit nito".

6. **Kalayaang Maglakbay:**

   Ang mga tao ay malayang maglakbay kahit saang lugar na nais nito ng walang bisa, o kailangan pa ng pahintulot o pagbabayad ng kahit na anong buwis, at

walang sinumang may karapatang pumigil sa kanya na maglakbay sa isang lugar.
Gayundin, ang tao ay malayang maglakbay nang matagal hangga't nais nito nang walang limitasyon sa takda ng paglakbay sapagkat ang Islam ay hindi naniniwala sa mga hanggahan sapagkat ang mundo ay sa Panginoon at ang tao ay makapaglalakbay hangga't nais nito.

Higit pa niyan, ang Islam ay nagtatag ng natatanging halaga para sa mga manlalakbay na hindi na makapagbiyahe pa sa malayo sapagkat wala itong sapat na pera, at iba pa, at ito ay humihikayat sa mga tao na maglakbay.

7. **Kalayaang Manirahan :**

Ang tao ay malayang manirahan saan man ninais nitong tumira nang walang kondisyon o limitasyon sapagkat ang pasaporte, mga kard ng pagkakakilanlan at ang pagkakakilala ng pagkamamamayan ay lubos na hindi mahalaga sa Islam at ang lahat ng tao ay may karapatan sa hindi limitadong kalayaan ng pagkilos

8. **Kalayaan sa Pagpapahayag :**

Bawat isa ay may karapatang magsalita at magpalaganap kung ano ang kanyang nais, ng walang pagpipigil at kondisyong ipinapataw sa kanya, maliban lamang kung ang kanyang sinabi ay masasakit na salita, paninirang-puri sa iba, at pagtitsismis.

9. **Kalayaan sa Pagsulat at Paglathala :**

Sinuman ay may kalayaang sumulat, maglimbag at maglathala, at magpalaganap ng anumang nais nito sa kondisyong hindi ito ipinagbabawal ng *Shari'a* hinggil sa nabanggit na kalayaan sa pagpapahayag.

10. **Kalayaang Magkaroon ng Maraming Trabaho sa Parehong Oras:**

Kapag nais ng taong magtrabaho pa ng iba maliban sa propesyon o trabahong pinapasukan nito, ito ay hindi tinututulan, hindi tulad sa ibang bansa na ipinagbabawal ng batas ang pagkakaroon ng dalawang trabaho sa parehong oras at panahon : halimbawa, bilang kawani ng gobyerno at mangangalakal.

***Tanong*:**

Natatamasa ba ng mga Muslim ang mga kalayaang ito bago nawasak ang pamahalaang Islam?

***Sagot*:**

Oo, ang mga Muslim at ang hindi mga Muslim na parehong nasa pamamahala ng Islam ay nasiyahan sa pagkakaroon ng ganitong kalayaan maliban lamang sa mga panahong ang kalayaan ay napipigil sanhi na rin ng kalupitan, at iba pa hindi dahil sa bunga ng batas. Gayunman, ang panlulupig at ang pagpigil ng kalayaan na tunay na dumambana sa batas ay pinagtibay ng pamahalaan at ang mga pagsisingil ng bayad at mga butaw na ipinapataw sa kalayaang ito na parang isang krimen, ay mga kataka-takang pangyayaring hindi pa

nangyayari maliban lamang kung matapos gumuho ang pamahalaang Islam.

Ang kanluran ngayon ay nananamantala ng pamumuno sa mundo at nagdala ng maraming paghihigpit at nagpanatili ng libu-libong pagpipigil. Ang nakamamangha lamang sa mga kanluranin matapos nito, inaako nila na sila ang nagkaloob ng kalayaan sa sangkatauhan at nagpalaya nito mula sa kanilang mga tanikala.

## 9- EKONOMIYANG ISLAM

***Tanong*:**

Ang Islam ba ay may natatanging sistemang pang-ekonomiya?

***Sagot*:**

Ang masagana at malayang sistemang pang-ekonomiya ay umiiral lamang sa Islam ngunit ang sistemang pang-ekonomiya ay nangingibabaw sa mundo ngayon ay hindi masagana dahil sa isa sa mga salik na ito:

1. Maaaring ang sistema ay bulok at nagbibigay sa iilan ng higit pa sa natatamo habang ang iba ay naghihirap at hinahatak pababa, at milyun- milyon ang namamatay sa gutom at kawalan ng saplot.

2. O di kaya ang sistema ay pinipigil at mapanupil lalo na sa mga pribadong sektor kung kaya marami ang namamatay dahil sa kahirapan.

***Tanong*:**

Ano nga ba ang sistemang pang – ekonomiya ng Islam?

***Sagot*:**

Ang paglalarawan ng ekonomiyang Islam ay nangangailangan ng maraming babasahin, kung kaya ating ibibigay ang guhit-balangkas ng pangkalahatang pangunahing prinsipiyo na itinakda ng Islam upang maalis ang karukhaan

at pangangailangan ng lipunan at pagpapalago ng pamantayan ng pamumuhay, ayon sa mga sumusunod :

**1. Ang pagpapalawak ng kalayaan sa lahat ng aspeto ng buhay :**

Sapagkat ang tao ay nasisiyahan sa kalayaan sa ilalim ng pamahalaang Islam, na nabanggit na sa naunang kabanata, sila ay magsusumikap maghanapbuhay nang may katapatan at ang daan tungo sa kaunlaran ay bukas sa kanila. Palalaguin nila ang kanilang sarili kung kaya bihirang may makikita sa kanila ang mangangailangan. Ito ay sa kadahilanang, tulad ng nakilala ang pangunahing pamaraan sa pagkakaroon ng ari-arian ay pinapayagan sa bawat kaparaanan na walang buwis o bayad na ipinapataw, o di kaya ay mga pagbabawal o mga kondisyon.

Kaya ang bawat isa ay magiging abala sa pagtatrabaho bilang paraan upang mabuhay at ang kanyang kita ay hihigit pa sa kanyang kinakailangan. Samantala, sa ilalim ng sistemang legal ay :

1. Ang pagkukunan ng yaman ay pinaghihigpitan at ang pakinabang nito ay hindi bukas para sa lahat.

2. Ang pinapayagang mapagkakakitaan ay sumasailalim sa buwis at iba pang bayarin.

3. Ang paggawa ng mapagkakakitaan ay saklaw ng mga paghihigpit at kondisyon. Samakatuwid, ang isang maaaring makapagpakinabang sa mga likas na pinagkukunang-yaman at kahit mayroong isang maaaring

magkaroon, pinapatawan ito ng mga buwis sa maaaring kita. Sa katunayan, kapag ang pagbabawal na ito ay nakakabawas ng pamantayan ng paglikha ng kayamanan ng 20% mula sa anong nararapat nito, sa hindi pagmamalabis.

Kunin bilang halimbawa ang Iraq. Sa ilalim ng administrasyong Islam ito ay masagana sa agrikultura at maunlad na mga proyekto ngunit ngayon sa ilalim ng hindi Islam na pamamahala makikitang maliit lamang na bahagi nito ang sagana at ang iba ay nawasak na. Samantala, sa ilalim ng pamahalaang Islam 40 milyong tao ang namumuhay nang mariwasa sa yaman niyon, ang populasyon sa ngayon ay umabot halos ng 8 milyon[1].

## 2- Ang Kasimplihan sa Pagkakayari ng Pamahalaang Islam:

Ang mainam na halimbawa sa kasimplihan nito ay makikita sa panahon ng Iraq sa ilalim ng pamahalaang Islam nang may tatlong tao na pumunta mula sa Medina upang mamahala sa bansa.

Ang sikreto ng kapayakang ito ay ang sistemang, una, halimbawa, ito ay tiyak na makapagbibigay ng katarungan sa mga tao, pangalawa, pangangalagaan ang bansa laban sa mga kaaway, at pangatlo, magbibigay ng kasaganaan sa buong bansa.

Bukod pa dito, ang pamahalaang Islam ay:

---

[1] Ito'y matagal na at napapanahong statistiko (ang aklat ay nakumpuni sa kalagitnaan pa ng 1960) at ang kasalukuyang populasyon ng Iraq ay tinatayang humigit kumulang sa 22 milyon.

1. Ang tanyag na pamahalaan na may pinakamataas na antas.

2. Hindi kumikilala ng mga paghihigpit na magdadala tungo sa pagkakaroon ng labis na kagawaran.

3. Tumututol sa pamahalaan ng iisang tao at nagsisikap na mabigyan ng agarang solusyon ang mga suliranin.

4. Bumuo ng kapaligirang nagtitiwala sa taong-bayan sa pamamagitan ng pagpapakita kung ano ang pananalig at konsensiya.

Sa ganitong paraan, ang pamahalaang Islam ay hindi na nangangailangan ng napakaraming kagawaran at kakaunti lamang ang mga kawani, ito ay nangangahulugan na ang pamamahagi ng yaman ay malalaki. Ito ay nagdudulot ng pag-unlad ng ekonomiya sa dalawang kadahilanan :

1. Ang kawani ng pamahalaan, sa pangkalahatan, ay hindi gumagawa ng kanyang kita sa halip, umaasa ito sa trabaho ng iba. Samaktuwid, kapag babawasan ang bilang ng mga kawani ang sahod ay maiimpok na maaaring gamitin ng pamahalaan sa mga mahahalagang proyekto nito.

2. Ang mga hindi nagtatrabaho sa pamahalaan at nagbibigay ng yaman, samantala kapag sila ay mga kawani ng pamahalaan sila ay maibibilang sa mga mamimili.

Halimbawa : Kapag may sampung tao sa isang bahay at bawat isa ay kumikita ng 1 Dinar at 5 sa kanila ay kawani ng pamahalaan, ang perang gagamitin ay 5 Dinar na paghati-

hatian ng mga 10 tao, samantala kapag mayroong 1 sa kanila ay nasa paglilingkôd, ang kitang maidululot ay maaaring 9 Dinar na paghahatian ng 10 tao.

**3- Ang Pananalapi:**

Ang *Khums, zakat, jizya* at *kharaj* ay nakuha para sa pananalapi, ang unang tatlong kauriang nabanggit ay naipaliwanag na.

Ang *Kharaj* ay ang ani sa mga lupain na pag- aari ng estado o natamo ng mga Muslim dahil sa digmaan at iba pa.

Ang tungkulin ng pananalapi ay binubuo ng dalawang bahagi:

1. Upang matugunan ang lahat ng pangangailangan ng mga tao.

2. Upang pangalagaan ang bawat aspeto ng kapakanan ng tao.

Halimbawa, ang tagapag-ingat yaman ay magbibigay ng pera sa isang mahirap na tao upang maging malaya ito sa kagustuhan; sa manlalakbay na nangangailangan ng pamasahe upang makauwi; sa taong hindi pa kasal upang makapag-asawa; sa isang nagkakasakit at walang pambili upang ito ay gumaling; sa isang walang sapat na capital upang makapagsimula ng proyekto upang siya ay makagawa ng ikabubuhay; sa isang nais mag-aaral ngunit walang sapat na pera at marami pang iba.

Sa madaling sabi, ang bawat taong nangangailangan ay lalapit sa inat-yaman at maoobligang tulungan siya na ang pagtulong na ito ay hindi donasyon o gawaing kabanalan. Sa kabilang dako, isang pananagutan ng Ingat- yaman na pangalagaan ang kapakanan ang lipunang Muslim sa kabuuan, halimbawa, paggawa ng daan at pagpapailaw, pagpapatayo ng mga pagamutan, paaralan at paggawa ng mga moske.

Bunga nito walang mananatiling mangangailangan at wala na ring aspetong pampubliko na hindi matutustusan.

Sa tatlong bagay na ating naipahiwatig: ang pagpapalawig ng kalayaan, ang kapayakan ng mga kagamitan o makinarya ng pamahalaan, at ang institusyon ng pananalapi, ang Islam ay makapagpapaunlad ng lipunang higit na masagana kaya ang ekonomiyang Islam ang pinakamahusay na sistema at ito ay naiiba sa kapitalismo, kung saan ang pagbabahagi ng kayamanan ay hindi pantay, lalo na ang ekonomiyang komunismo na hindi tumitingin sa mga karapatang nauunang tunay na pangangailangan ng mga tao.

## 10- KAPAYAYAPAAN SA ISLAM

***Tanong*:**

Ang Islam ba ay pananampalatayang pang- kapayapaan o pananampalatayang pandigmaan?

***Sagot*:**

Ang Islam ay relihiyon ng kapayapaan at hindi ng digmaan at ang katibayan nito ay ang salita ng Panginoon na nasa Koran: " Kayong mga naniniwala, kayo'y magkakaroon ng kapayapaan " [ 2: 208 ], " at kung sila ay inilagay tungo sa kapayapaan, ikaw rin ay ganoon " [8:61 ].

***Tanong*:**

Sinasabi ba ng Islam na ikaw ay dapat pumatol kapag hinarap ka ng mapang-api o mapanlusob?

***Sagot*:**

Hindi, sapagkat ang Islam ay relihiyon ng katwiran at katarungan kung kaya't ang pagsunod at pagsuko (sa kalaban) ay hindi pinapayagan kaya sinabi ng Panginoon: "... ang sinumang umaapi sa inyo, salakayin din ito tulad ng kanyang ginawa niya sa iyo "[2:194] ; at sinabi din: " Ang pahintulot [ na maghiganti] ay ibinibigay sa sinumang nasa digmaan sapagkat sila ay naaapi, at sila ay bibigyan ng Panginoon ng tagumpay " [22:39]; Sinabi din ng Panginoon:

"At sa paghihiganti, gawin din ang ginawa sa iyo" [16:126].

***Tanong*:**

Kung ang Islam ay pananampalataya ng kapayapaan, bakit pinahihintulutang makipaglaban ito sa mga hindi Muslim at bakit ang Propeta ng Islam ay nakikipaglaban din sa kanila?

***Sagot*:**

Ang lahat ng labanan ng Propeta ( ang pagpapala ng Panginoon at kapayapaan nawa'y sumakanya at sa kanyang kapamilya ) ay tungkol sa pagdedepensa at hindi panlulusob. Hindi siya nakikipaglaban dahil sa kapangyarihan o dahil lamang gusto nitong magkaroon ng teritoryo at sakupin ito.

***Tanong*:**

Itinuring ba ng Islam na ang pakikipaglaban ay alinsunod sa batas?

***Sagot*:**

Oo, ngunit sa ilalim ng dalawang kondisyon:

1. Kung ang pagtatalo ay dahil sa Panginoon upang mailayo ang mga tao sa hindi nakakabuting paniniwala at panlipunang paglalapastangan at moral na gawain.

2. Kung ito ay alang-alang sa mga sinisiil: upang mailayo ang mga tao na naghihirap dahil sa panlulupig at paniniil sa kamay ng mga mang-aapi.

Ang dalawang prinsipyong ito ay ipinahayag sa Banal na Koran na:

" At ano ang pumipigil sa inyo sa pakikipag- away dahil sa Panginoon at para sa inaaping mga tao at kabataan? "[4:75]

***Tanong*:**

Sa paglilinaw, ano ang kaibahan ng labanang Islam at hindi Islam?

***Sagot*:**

Ito ay ang mga sumusunod:

**1 Ang Islam ay nakikipaglaban lamang para sa pagpapalaya ng mga tao:**

a) Pagpapalaya ng mga tao mula sa pamahiin, mapanganib na paniniwala, masamang pag-uugali at pagligtas sa mga naaapi mula sa umaabuso sa kanila.

b) Pag-iwas sa pagsalakay, maging ito ay mula sa labas o mula sa rebelyon laban sa Islam.

**2- Ang Islam,kapag lumahok sa gulo ay may sinusunod na mahigpit na pag-uugaling moral:**

a) Hindi ito nanakit ng mga babae, mga kabataan, at ng mga hindi kasali sa pagtatalo, matatanda, at iba pa.

b) Hindi nito pinuputol ang tubig o nilalason, pagpuputol ng mga kahoy, at iba pa.

k) Hangga't maaari, hindi ito pumapatay.

d) Nagbibigay amnestiya matapos makuha ang kahigtan, tulad sa banal na Propeta ( ang pag-papala ng Panginoon at kapayapaan nawa'y sumakanya at sa kanyang kapamilya) sa kanyang ginawa sa mga tao sa Makka at 'Ali (sumakanya nawa ang kapayapaan) sa kanyang ginawa sa mga naninirahan sa Basra.

**3- Huwarang pagkilos matapos ang tagumpay:**

a.) Napakaingat maglagay ng katarungan kahit saan.

b.) Ang Islam ay hindi nananamantala ng kanyang bansa manapa'y tumutulong ito na makinabang ang mga naninirahan sa mga pinagkukunang yaman.

k.) Hindi iginigiit na galling sa labas ang mamumuno sa mga tao, sa halip, gagawin nitong maghanap ng pinuno mula sa katutubong sambayanan nito na may taglay na katangian.

d.) Nagbibigay ng ganap na kalayaan at pagkakapantay - pantay ng mga tao ayon sa nakatala.

Para sa mga hindi Islam na mga pagtatalo, hindi sila binabayaran para iligtas ang mga tao mula sa panganib manapa'y pinipigil nila ito. Ang mga nagtagumpay ang kapangyarihan ay nakahanda para sa mga batas sa pagpatay, pananamantala at pang-aapi.

Ang ating mga nabanggit tungkol sa paglalaban ng Islam at hindi Islam ay hindi lang propaganda manapa'y ito ay pinatutunáyan ng kasaysayan. Dapat nating idagdag na ang mga digmaan at labanan sa ngalan ng prinsipyong Islam na naibalangkas na dapat ipalagay na pagkaligaw.

## 11- PULITIKA SA ISLAM

***Tanong*:**

May sistemang pulitika ba ang Islam?

***Sagot*:**

Oo, pagkat ang Islam, kung ating titingnan, ay may kinalaman sa parehong espirituwal na relasyon ng tao at buhay nito sa mundo. Ang Islam ay may masasabi tungkol sa pangangailangan ng tao at pinag-iibayo ang katayuan tungkol sa bawat isyu.

***Tanong*:**

Ano ang kahulugan ng pulitikang Islam?

***Sagot:***

Kung titingnan natin ang tungkol sa pamahalaan ng Islam nangangailangan ito ng malawakang pagsusuri kung kaya ating ibubuod ang mga pangunahing prinsipiyong kinapapalooban nito:

1. Sino ang nararapat mamuno sa pamahalaang Islam?

2. Paano ito pinagtitibay ng pamahalaan?

3. Ano ang sistemang pampamahalaan?

***Tanong*:**

Sino ang nararapat mamuno sa pamahalaang Islam?

***Sagot*:**

Ang punong estado ay isang marunong tumupad sa mga sumusunod na kondisyon:

1. Siya ay nasa legal na edad, nasa tamang pag-iisip, isang malayang tao, isang lalaki, lehitimong ipinanganak at taong may pananampalataya.

2. Siya ay may sapat na kaalaman sa kamunduhan at espirituwal na mga gawain.

3. Siya ay makatarungan.

Maraming mambabatas na nagtatakda rin na ang mamumuno ay dapat may mas sapat na kaalaman sa mga relihiyong pantas sa kanyang kapanahunan.

***Tanong*:**

Ano ang kakailanganin ng pamahalaang Islam?

***Sagot*:**

Ang pamahalaang Islam ay nagmamalasakit ng pantay sa espirituwal at materyal na bagay, na nangangahulugan na ang mamamahala ay gumagabay sa Ngalan ng Panginoon, hindi ng sa kanya o sa aristokridad. Ang pakinabang ng pamahalaang ito ay nakasalalay sa sumusunod:

1. Ito ay pumupuno sa espirituwal na panloob ng lipunan yamang ang pamaraan ay hindi naipamudmud sa pagitan ng " kapangyarihang ispiritwal" at " makamundong kapangyarihan" manapa'y, isang kapangyarihang kakatawan sa dalawang aspekto ng pamahalaan.

2. Hindi posible sa isang namamahala ang mangurakot dahil kung gagawin ito, agad-agad maisisiwalat, sapagkat ang relihiyon ay mayroong sariling batas na hindi mababago o mapapalitan o di kaya ay maisasaayos.

3. Ito ay nagpapatibay ng ugnayan sa pagitan ng mamamayan at ng pamahalaan na dahilan ng lubos na pagtutulungan sapagkat ang tao ay may likas na espirituwal na katangian Kahit may isang umamin na hindi siya relihiyoso, ibig sabihin, hindi siya iniaadya sa batas ng Panginoon hindi nangangahulugan na wala itong relihiyon o espirituwalidad, sapagkat ang kahulugan ng relihiyon ay iyong natatanging daang may moralidad na pinipiling tahakin ng isang indibiduwal sa kanyang buhay. Samakatuwid, kapag napagsama ng pamahalan ang relihiyon at makamundong kapangyarihan nito, bawat isa ay makakaramdam ng pagiging isa dito.

4. Kasunod ng nasa itaas, ang ganitong pamamahala ay magtatagal sapagkat ito ay nakabase sa prinsipiyong espirituwal na may mas nagtatagal na katatagan na nagtatagal kaysa di banal.

***Tanong*:**

Ilarawan ang sistemang pampamahalaan ng Islam.

Ano ang Islam?

***Sagot***:

Ang tanong na ito ay nangangailangan ng huwarang detalye at matamang pananaliksik sa iba't ibang institusyon na tumutugon sa nasabing pamahalaan na may sapat na balangkas naipakita dito ang mga sangkap na pangunahin sa sistemang itinatag ng Islam.

1. Ang Hukuman.
2. Ang Panghukbo.
3. Ang Taga- Ingat - Yaman.
4. Kalayaan at ang iba't ibang uri nito.
5. Paglutas ng mga pagtatalo at mga suliranin.
6. Ang kasaganaan ng bansa.

Sa anim na mga bagay na ito, ang tatlong mga naunang nabanggit ay pangunahing mga pansaligang - batas ng alinmang bansa sapagkat ang batas ay ginawa upang ipatupad ang katarungan sa bansa, ang panghukbo ay upang maitaboy ang mga kaaway at iba pa, at ang Ingatang–yaman ay kinakailangang maglaan para sa hukuman, sa panghukbo at iba pang institusyon. Ang tatlong huling nabanggit ay nangangalaga sa kapakanan ng bansa at pagpapaunlad nito.

***Tanong***:

Paano isinaalang – alang ng Islam ang hukuman?

***Sagot*:**

Ang hukuman ng Islam ay hindi masalimuot, mabilis at walang bayad. Ang isang mambabatas o hukom ay sapat na para sa pagsasaayos ng kaso sa isang malaking bayan sa simpleng kaugalian ng mga mamamayan sa pamamagitan ng pagsumbong sa kanya para sa paghahatol, karagdagan nito, wala itong babayarang halaga. Ang nagsasakdal ay hahanapan ng katibayan ng kanyang mga katwiran. Kapag mayroon nito, ang paghahatol ay naibibigay kaagad ngunit kapag walang katibayan, ang paghahatol ay ipinapahintulot sa akusado. Pagkatapos ng paghatol ito na ang pagsasara ng kaso. Sa ganitong paraan, ang isang hukom ay sapat lamang sa pangangailangan ng malaking lungsod tulad ng sa *al- Kufa* na umabot ng halos kalahating sentenaryo.

***Tanong*:**

Ano naman ang panghukbo ng Islam?

***Sagot*:**

Ang panghukbo ng Islam ay bukas para sa lahat na nais sumali at hindi makabibigat sa sinumang nais sumali dito. Ang tagapamahala ay gagawa ng kampo sa labas ng lungsod, maglalagay ng mga kakailanganing mga kagamitan at sa kanya rin magsisimula ang ideya ng panghukbong pagsasanay para sa mga tauhan. Ito ay malinaw na ang uri ng pagsasanay ay magiging kilala at maaaring magkaroon ng kasagutan sapagkat makikita na ang tao ay aatasan lamang na ilaan ang bahagi ng araw para sa panghukbong paglilingkod habang ang natitirang oras ay malaya sa iba pang gawain. Ang gastusin din ng hukbo ay hindi pabigat sapagkat ang pamahalaan na ang tutustus ng mga

kinakailangang kagamitan. Ang konsepto ng panghukbo ay katulad sa larong koponan.

***Tanong*:**

Ilarawan ang ingatang - yaman sa estadong Islam.

***Sagot*:**

Tulad ng naisulat, ang buwis ng Islam ay limitado sa *khums*, *zakat*, *jizya*, at *kharaj* lahat ay ibinibigay sa ingatang- yaman at mula sa perang ito ang iba't ibang kagamitan ng estadong Islam ay may laang salapi. Makikita na ang administrasyong Islam ay pinapatakbo ng simple o payak, hindi na ito nangangailangan ng maraming pera at ang mga tao nasa ilalim ng pamamahala nito ay masayahin at kuntento din ang pamahalaan dahil hindi mabigat ang gastusin nito.

***Tanong*:**

Ano ang ibig mong ipakahulugan kapag nagsasabi ng kalayaan sa Islam?

***Sagot*:**

Yamang hindi masalimuot ang pamahalaang Islam ang mga mamamayan nito ay malayang makapagtamasa ng lubusang kalayaan sa pagsasaka, mangalakal, paghahanapbuhay, paglalakbay, paggawa ng gusali, lugar na titirhan, pag-aari ng anumang pinahihintulutan (mula sa paninindigan ng *Shari'a*) at iba pa. Lahat ng kalayaang ito ay walang buwis na binabayaran at hindi rin sapilitang magtrabaho tulad

panghukbong paglilingkod. Ang pangangailangan ng tao ay natutugunan gayundin ang hukuman na pinatatakbo ng hindi masalimuot lalo na sa mga transaksyon tulad ng pagsasanla at paupahan, at iba pa. Halimbawa, ang pagbili at pagbebenta o pagpapalitan ay madaling naisasagawa, maaaring sabihin lang ng nagbebenta, " May ibinibenta ako (bagay man o kahit ano) ", na sinasagot naman ng bibili, " aking tinatanggap" at isusulat ito sa papel tulad ng napag-usapan na lalagdaan ito ng dalawang mga saksi. Ang ganitong paraan ay karaniwan na sa buhay ng Islam.

***Tanong*:**

Paano hinaharap ng Islam ang mga suliranin ng mga mamamayan?

***Sagot*:**

Dahil kinikilala lamang ng Islam ang umiiral na napakahalagang suliranin, hindi ito pumapataw ng buwis sa mga kalakal o hanapbuhay at katunayan ang sistema ng pamahalaan ay pinanatiling mababa, kaya ang suliranin na nangyayari ngayon sa mundo ay hindi nararanasan sa pamamalakad ng Islam.Ang mga suliraning may pangunahing kahalagahan ang namamalagi, tulad ng makatarungang paglilitis, mga kamaliang kriminal, at pangatlo, mga gawaing labag sa batas ng Islam tulad ng paggawa ng bahay na tumutunghay sa iba, pagnanakaw, pagpatay, pag-inom ng alak, at iba pa. Ang tatlong ito ay mabilis na isinasaayos ng Islam nang sa gayon hindi ito maging salot.Samakatuwid ang isang hukom ay sapat na sa buong bayan. Ang responsibilidad nito ay humusga sa makatwirang mga pagtatalo, nagbibigay ng salapi sa mga

bahay- ampunan, nangangasiwa ng *awqaf* (panrelihiyong ari-arian) at maging saksi sa komersiyong pangangalakal at usapang pangnegosyo at naglalagay ng opisyal na gagawa ng pagpaparusa. Isa pang salik nito ay maliit lang ang bilang ng mga bilanggo sa lipunang Islam at ito ay nagpapatunay lamang na ang pamantayang Islam ay walang mahirap na suliranin na hinaharap at maaaring abalahin ng kanilang trabaho na panatag at payapa ang isip.

***Tanong*:**

Paano napapaunlad ng Islam ang bansa?

***Sagot*:**

May iba't ibang dahilan sa Islam upang magawa ito sa pamamagitan ng mga sumusunod na saligang tuntunin :

1. Ang kasimplehan ng kasangkapang pampamahalaan.
2. Pagpapalakas ng loob.
3. Pagtutulungan.

Pagmamalasakit sa kasangkapan ng pamahalaang Islam, akin nang nabanggit ang ibang nga aspekto nito. Nabanggit na rin ng mga mananalaysay na ang bilang ng mga nangungunang opisyales na sapat na mamahala sa lipunang Islam ay hindi dapat lumampas sa bilang na 50 sa bawat milyon na naninirahan. Ang Islam ay hindi tumatanaw sa pangangailangan ng pagkakaroon ng maraming kagawaran na kinikilalang mahalaga ng mga pamahalaan ng mga bansa sa kasalukuyan, sapagkat ito ay minabuting gumawa ng mga bagay sa hindi masalimuot na ayos.

Sa ganyan, ang lipunang Islam ay hindi gumagawa ng maraming masalimuot ni magpaluwat ng mga isyu upang magkaroon ng dagdag na mga opisyal na magpapakatawan sa mga gawaing nakaatang sa kanilang sarili. Ang trabahong ito ay hindi monopolyo ng pamahalan na nagiging sanhi, sa tumpak na pagkakasunod, pagkakaroon ng maraming departamento at ito rin ay nanagangahulugang dapat kumilos din ang tao para sa kanilang sarili.

Bilang paghihikayat, ang Islam ay humihikayat ng kaalaman at trabaho na hindi makikita sa ibang relihiyon o sistemang legal. Ginawang "ang paghahanap ng kaalaman ay bilang obligasyon ng bawat Muslim "at maging ng pantas at sa kawanggawang nagtatrabaho, ito ay nangangako ng malaking kabutihan sa kabilang –buhay.

Sa mga relihiyoso nagkakaroon ito ng dalawang puwersa tungo sa nangungunang pantaong gawain : ang makamundong potensiyal na mayroon din sa hindi Muslim na lipunan, kapangyarihang spirituwal na wala sa iba at ang katotohanang ito ay nasa salita ng Panginoon, " Ikaw ay umaasa sa Panginoon nang di nila inaasahan " [4:104].

Pangatlo, kahalagahan ng pagtutulungan: ang pamahalaang Islam ay tumutulong sa mga tao upang magkaroon ng maunlad na lipunan at masaganang bansa tulad kay Imam Amir al- Mu'minin ( sumakanya nawa ang kapayapaan) pinuno Malik al- Ashtar nang ito ay inilagay sa pagka-gobernador ng Egypt [taong 37/658] habang siya ay namamahala at marami pang ibang halimbawa nito.

Yamang ang pamahalaang Islam ay tiyak sa pagpapatupad ng patakarang nabanggit sa itaas, ang lipunang ito ay makakakamit ng kaunlaran. Napag-alaman natin kung ano ang pulitika sa paningin ng

Islam. Ang detalyado na pagsasaliksik nito ay hindi posible ngunit nabigyan din ito ng natatanging panahon sa ganitong paksa.

## 12- LIPUNANG ISLAM

***Tanong*:**

May tiyak bang istraktura ang lipunang Islam?

***Sagot*:**

Ang iba't ibang yunit ng lipunan ay iniaangkop ang kanilang mga sarili sa isa't isa ayon sa kung paano nito pinamamahalaan ang lipunan. Minsan ang namamahalang gobyerno ay nagbibigay puwang para sa pangunahing kalikasan ng tao at minsan naman hindi ito pinapansin.

Yamang ang Islam ay relihiyon na tumutugon sa likas na katangian ng tao, isinaalang-alang nito ang likas na pamamahala sa batas at ipinapalaganap kung ano ang kabutihan at nagbabawal sa kasamaan. Kung titingnan natin ang lipunan sa kasalukuyan, makikita natin ang mga sumusunod na batayan at pangyayari:

1. Ang pamilya.
2. Ang mga mangangalakal.
3. Ang paaralan at edukasyon.
4. Pananampalataya.
5. Ang pangrelihiyong pagdiriwang.
6. Ang pampamahalaang gawain.

7. Ang panlipunang pagtitipon tulad ng pagkikita ng mga kaibigan, kasal, paglalakbay ng magkakasama, pagtitipon sa burol, at iba pa.
8. Ang hukbo.
9. Ang kaugnayan ng pamahalaan at ng mamamayan.
10. Ang pansamantalang pagtatrabaho sa bukid na may hatian sa ani

**1- Ang Pamilya:**

Ang bawat kasapi ng pamilya ay may kanya-kanyang mga responsibilidad, kaya ang asawang lalaki ay may tungkulin at ang asawang babae at kapwa sila ay may katungkulan sa kanilang mga anak, ganoon din ang mga anak sa kanilang mga magulang. Kasama sa salitang pamilya ang mga kamag-anak, na may responsibilidad sa bawat isa , di lamang sa natatanging pagkakataon manapa'y sa pangkalahatan.

May mga bagay na hinggil sa pamilya ( ayon sa limang prinsipyo na kasapi ang kilos ng tao ) ang obligado, ang ilan naman ay rekomendado, ang iba ay ipinagbabawal, ang iba ay hindi pinahihintulutan at ang iba ay pinahihintulutan. Halimbawa, ang Islam ay nagtatalaga ng pamantayan sa pagpapakasal: ang obligasyon ng asawang lalaki na maglaan para sa kanyang pamilya, ang tungkulin ng asawang babae na sumunod sa kanyang asawang lalaki, tamang pag-uugali sa loob ng bahay, paraan sa pagpapalaki ng mga anak, ang pangalang ibibigay sa kanila at iba pang bagay tungkol sa kanila.

**2- Bahay - kalakal at kalakalan:**

Nilinaw ng Islam ang kondisyon at tuntunin tungkol sa pagpapatakbo ng kalakalan at iba pang sakop nito tulad ng mamimili, o sa pagitan ng dalawang pangkat tungkol sa pagbili, pagsasanla, at kontrata para sa pagpapaupa.

**3- Edukasyon :**

Ang Islam ay may natatanging pananaw para sa edukasyon, kultura, mga kondisyon sa pagiging guro, kung paano dapat kumilos ang mag-aaral. Ang katangian ng edukasyong Islam at mga layunin nito. Ang katibayan ng edukasyong Islam ay ang " Ikalawang Martir "[1] ( *al- Shahid al-Thani )*, malulugod nawa ang Panginoon sa kanya, sumulat ng aklat na pinamagatang, "*Munyat al-mufid wa-`l -mustafid* "[2].

**4- Pagsamba :**

Ang Islam ay gumagawa ng mga alituntunin tungkol sa pagsamba, nilinaw din kung paano ginagawa ang pagdarasal sa kongregasyon at ang akmang lugar sa pagsamba. Nakasaad din kung ano ang katangian nito o uri ng moske at ang katangian ng magiging Imam at ang pagbibibigay-diin sa obligasyon ng mga nananampalataya na makipag-ugnayan nang buong puso sa isa't isa at sa Imam, at iba pa.

---

[1] Ang may akda ay tumutukoy kay Shayk Zayn al- Din al-'Amili na pinatay noong 966/1559 habang naglakbay patungong Istanbul. Mga 80 na gawain ang iniuukol sa kanya.

[2] " Anuman ang hinahangad na katangian ng guro ay gayundin sa mag-aaral".

**5- Panrelihiyong Pagdiriwang:**

Ang masayang pagdiriwang at okasyon ng kalungkutan, ang pagha-hadji, ang pagdalaw sa templo ng banal na Propeta at mga walang-kamaliang Imam : Ang lahat ng ito ay may natatanging lugar sa Islam at ang bawat okasyon ay may kani- kaniyang katangian, rituwal at nauukol na kapakinabangang espirituwal at tinipong mga gawa ng mga pantas, halimbawa, ang hadji ng *Jawahir*[1], *Kamil al-ziyarat*[2] at *Mazar* ng *Bihar*[3].

**6- Pampamahalaang Tungkulin at Paglilingkod:**

Tinutukoy ko rito ang aspetong panlipunan ng paghahanapbuhay na sinasabing kung ano ang kakailanganin sa paghawak ng tungkuling malapit sa pamahalaan at ang katangian na dapat taglayin ng hukom at ng mga nagtatrabaho sa kanya ganoon din ang tiyak na tungkulin na tuwirang makakaapekto sa kapakanan ng lipunan.

**7- Panlipunang Pagtitipun- tipon:**

Ito ay binibigyang halaga ng Islam nang may tamang pamamaraan: paano ito ikinikilos at lahat ng nahihinggil sa kanila. Isa sa mga pantas ay sumulat ng artikulo tungkol dito na pinamagatang, " Ang aklat ng panlipunang relasyon"

---

[1] Kinuha mula sa ph. 80-110 ng vol. 20 ng *Jawahir al-kalam fi sharh shara'I' al -Islam* ni Muhammad Hasan al- Najafi (d. 1266/ 1850), Beirut, 1981, (43 tomo).

[2] Mula kay Ja'far Ibn Quluye al- Qummi (d. 369/979), Najaf, 1356/1937-8.

[3] Ang Kitab *al- mazar* ng Bihar al-anwar ni Allama al-Majilisi, na sumaklaw ng tomo 97 ( pahina 97 hanggang katapusan ) at tomo 98 at 99.

( *Kitab al- 'Ishra*)[1].

**8- Hukbo:**

Para sa panlipunang aspeto, parehong kahit nasa kampo at operasyon: kung paano ang sundalo ay kumilos para sa kanyang sarili, paano nito sinusunod ang kanyang pinuno at paano sila dapat na tratuhin ng pinuno. Ang Islam ay may-kinalaman sa lahat ng layuning ito at may natatanging bahagi sa huresprudensiya na itinalaga sa kanila na tinatawag, " Ang aklat ng *Jihad*"[2].

**9- Pansamantalang Pagsasaka nang hatian sa ani:**

Ito ay may sariling pamaraan, mga kondisyon, at mga katangian tulad ng kung paano napananatili ang kontrata sa pagitan ng dalawang maghahatian ng ani, balangkas ng kontrata ng paghahatian ng ani, ang parte ng magsasaka sa ani, paano ito nabigayn ng trabaho, kanyang karapatan at karapatan ng may-ari, at iba pa.

10- At ang panghuli, nilinaw din ng Islam ang mga karapatan ng namamahala at mamamayan, karapatan ng mga tao at ng tagapamahala, at ang relasyon sa pagitan nito.

Samakatuwid, ang tinatawag ngayong "sosyolohiya" ay nagkakaroon nang masusing pasusuri sa Islam. Ang lipunan ayon sa Islam ay dapat mayroong katangian na sinusunod:

---

[1] Mga tomo 109 at 110 ng may-akda " Ensiklopedya ng huresprudensiya" (*Mawsu-'a al-fiqh*) na pinamagatang *Kitab al-ijtima'*.

[2] Mga tomo 47 at 48 na *mawsu'a* ng may-akda ay inihahandog sa paksang ito.

1. Ang pagkakaroon ng magandang relasyon sa bawat aspeto ng buhay

2. Pagtitiwalang- buo sa lipunan.

3. Pinakamataas na antas ng katahimikan at kapayapaan.

Ito ay pasasalamat sa kahalagahan at pagkamakatwiran ng programa na ginawa ng Islam tungkol sa detalye ng lipunan ng tao na isinagawa naman ng tao kung ano ang nais nitong buhay at kasiyahan.

## 13- ANG PAMAMAHALANG ISLAM

***Tanong*:**

Nagtalaga ba ang Islam ng natatanging batas para sa mga tao tungkol sa magkaibang aspeto ng kanilang buhay?

***Sagot*:**

Oo, sa bawat sitwasyon ang Islam ay gumawa ng malinaw na batas, maikli at naaangkop sa pinakamataas na antas. Kung kaya't dumarami ang batas ng Islam na may tuwirang kaugnayan sa bawat hakbang sa buhay ng tao. Sa pagpapatunay nito kailangan ng mabuting pagsusuri sa *Jawahir al-kalam* sa huresprudensiya[1] na naglalaman ng 60,000 na mga kautusan, lahat ay may katibayan at ito ay kinuha sa mga sumusunod ng pinanggagalingan: ang Banal na Koran, *sunna*, ang kasunduan ng mga relihiyosong pantas at pagpapaliwanag ng tao.

***Tanong*:**

Pakibigay halimbawa ng ilang bahagi ng mga batayan sa ilalim ng batas ng Islam na may kaugnayan sa iba't ibang aspeto ng buhay.

***Sagot*:**

Ang mga ito ay napakarami, ang mga halimbawang batas nito ay:

---

[1] Tingnan sa *fn*. 1, pahina 101.

1. Unawaan sa pagitan ng tao tulad ng pagbebenta, pamimili, pagbibigay seguridad, pagpapaupa at pagpapahiram.

2. Pagpapasaka ng sariling lupa, agrikultura at kanal na patubig.

3. Bagay na legal tulad ng mga tagapagtanggol, mga saksi, pagtangkilik, pagkakasundo at pansariling karapatan.

4. Mga pansariling gawain tulad ng pagpapakasal, diborsyo, paghihiwalay, pagpapamana at paggawa ng huling-habilin.

5. Kriminal na pagkakasala tulad ng pagpaparusa, paghahatol ng kamatayan (makatwirang paghihiganti) at ang pagbabayad ng *"blood money"*.

6. Kasiguruhan, pagkuha ng utang, pagdedeposito, arastre ng bangko at iba pa.

7. Kapayapaan at digmaan, mga artikulo, at lahat ng may kinalaman sa mga gawain ng bansa.

8. Maraming hindi nabanggit sa itaas ngunit may tuwirang kaugnayan sa buhay ng indibiduwal.

***Tanong*:**

Paano maaaring harapin ng mga batas na ito na ginawa nang may labing- apat na 'raang siglo na ang nakaraan na tugunan ang pangangailangan at ang mga suliranin sa ngayon?

***Sagot:***

Nabanggit na natin na ang Islam ay ang relihiyong ipinadala ng Panginoon sa mundo nang sa gayo'y maging relihiyon ng sangkatauhan at daan sa kung papaano mabubuhay ang tao. Ang Panginoon ang Siyang may walang hanggang karunungan at kung ang sistemang legal na gawang tao ang masusunod sa pagpapaunlad ng henerasyon, ang kaunlaran nito at mga maaaring kakailanganin para sa kinabukasan, nararapat bang gawin ng Panginoon ang tulad nito ayon sa Kanyang batas?

Dagdag pa rito, may dalawang uri ang batas: batas na nababago at batas na hindi kailanman mababago, tulad ng " inuming alak na ipinagbabawal " ; batas na nagtatag ng pangkalahatang prinsipyo na maaaring gamitin anumang panahon at saan mang lugar tulad ng, " anumang maaaring magbunga ng kalanguan ay ipinagbabawal".

Anumang pagbabago o suliranin ang nahaharap natin ngayon, kung hindi man nasasaklaw ng batas, ay walang alinlangang maaalis ito sa saklaw ng batas na ipinahayag sa pangkalahatang prinsipyo, at ito rin ay maaaring mapahintulutan o hindi pahintulutan.

***Tanong:***

Puwede ka bang magbigay ng katibayan sa iyong sinabi tungkol sa bangko, paseguruhan, at paggamit ng nukleyar bilang panangga ng bansa?

***Sagot*:**

Ang sinumang may malawak na kaalaman tungkol sa batas kapayapaan ng Islam ( *usul al-fiqh*) ay makasasagot nito.

1. Ang bangko ay katumbas na rin sa lugar kung saan ang, dami ng bawat pagkilos ay ginagawa, patungkol sa nilinaw ng Islam ang tungkulin ng bawat isa na nagtatalaga ng tiyak na batas. Nakapaloob sa bawat gawain nito ay ang arastre ng bangko, pagpapautang, pangnegosyong kasunduan, mga deposito at labis na pagpapatubo.

2. Ang paseguruhan ay sakop ng salita ng Panginoon sa Banal na Koran, " Kayong mga nagtitiwala, tuparin ninyo ang kontrata " [5:1] at dahil ang paseguruhan ay walang ipinagbabawal na batayan, ito ay sasaklawin ng prinsipyo ng may pagkamatuwid.

3. Ang estadong Islam na gumagamit ng nukleyar na armas, na may kondisyong gagamitin ang mga ito ng depensa, ay kasali rin sa salita ng Panginoon, " At maghanda laban sa kanila sa anumang lakas na iyong maiipon" [8:60].

Marami pang halimbawa ang maibibigay kung saan ang huresprudensiyang Islam ay magagamit sa modernong pagbabago at pangyayaring napakapambihira.

## 14- Ang Masayang Buhay sa Ilalim ng Simbolong Islam

***Tanong*:**

Paano makakamit ang masayang buhay sa loob ng Islam?

***Sagot*:**

Ito ay binigyang– linaw sa mga nakaraang kabanata sa aklat ngunit pagkasyahin rito upang ibuod at nang malaman kung ano ang maibibigay ng Islam kapag ito ay naisagawa:

1. Pananampalatayang hubad sa katotohanan, pamahiin, pandaraya, kalabisan at pagkalihis, at matatag na loob sa pagapapasiya at malinaw na pagpapahayag.

2. Espiritung walang malisya, pagkayamot, pagkapoot, at iba pang di kanais-nais na pag-uugali at pagkakaroon ng taglay na kahinahunan, kapayapaan, kahinahunang-loob, at katwiran.

3. Ang lipunang nakikinabang mula sa pinagkukunang – yaman maging mula man sa lupa, dagat, o hangin at kung saan ipinamimigay ito ng walang kinikilingan, hindi pagpapaunlad ng isang lipi gamit ang panggugol ng iba.

4. Kaalaman at kalusugan, materyal na gamit, hanapbuhay, sibilisadong pagbabago at pagkakaroon ng kagandahang-asal, nang dahil sa kamangmangan, pagkakasakit, kahirapan, bisyo, krimen, kawalan ng hanapbuhay , at ang pagkababa ay mawawala na.

5. Kasaganaan sa kalayaan at pagbibigay sa sangkatauhan ng dignidad at ayon sa salita ng Makapangyarihang Banal na Koran : " at katunayan aming pinararangalan ang mga anak ni Adan, at ating isasagawa sa lupa at dagat, at sila'y binubuhay ng lahat ng mabubuting bagay at binigyang-halaga kaysa anumang nilalang na nagawa, nang may markang pinili" [17:70].

   At sa napakaraming bersikulo sa Banal na Koran, nabasa natin na ginawa ng Panginoon ang kalawakan upang maging silbi sa sangkatauhan. Tungkol sa kahalagahan ng tao ayon sa paningin ng Islam, nakasaad sa Koran na: " Ang sinumang pumatay ng tao nang hindi paghihiganti sa pagkapatay at pakikigulo sa bansa ay tulad ng pagpatay ng sangkatauhan.

6. Kapayapaan sa buong mundo at seguridad sa lahat ng tao.

7. Kaunlaran sa mahalagang aspeto sa buhay ng sangkatauhan.

8. Panlipunang katarungan, maaaring sa estado o sa mga mamamayan.

9. Ang buong tiwalang matiwalag ng bawat indibiduwal sa pagganap ng mga tungkulin at ang pagbibigay sa bawat tao sa kanyang mga tuwirang pangangailangan, hindi kumplikado, at marangal.

10. Ang kalutasan sa bawat uri ng suliranin.

Ito ang kabuuan sa mga pangunahing bagay na minimithi ng Islam upang makamit ang masayang buhay, na hindi matatamasa maliban lamang sa Islam. Dagdag pa dito, anuman ang sanhi ng katuwaan sa buhay ng tao ay siya rin nitong magandang balita para sa maligayang bukas na maaaring masira kapag may mangyaring malaking kapahamakan.

Samakatuwid, wala pa tayong nakikitang tao na kahit nasyonalista at mga makabayan, nat ang sinumang hindi naniniwala sa kabilang-buhay, kalahati ng kasiglahan, lakas, katapangan, kasiyahan at kahinahunan na nakita lamang sa mga naniniwala sa Panginoon at ng muling pagkabuhay, at kasaysayan ay ang tanging saksi nito.

Sa wakas, hinihiling namin sa Panginoon na gabayan tayo nang sa gayon ay mapasiya natin Siya at sa Kanya din tayo dumulog ng tulong.

**Ang iba pang Lathalain ng** *Muhammad Al-Ameen* (sumakanya nawa ang kapayapaan) *foundation*

**Email:** alameen110@yahoo.com

## 1. Aspeto ng teoryang pulitikal ni Imam Shirazi

Si Muhammad G. Ayub ay isang kilalang akitibistang pulitikal ng Islam sa loob ng Iraq na siyang nagtatag ng mahabang kasaysayan sa pagpupunyagi sa pulitika sa mahigit na tatlong dekadang nakaraan. Siya'y humanga sa mga pananaw ni Imam Muhammad Shirazi sa larangan ng sosyal at pulitikal na siyensya. Ito ang humikayat sa may-akda na sumulat ng aklat upang maipakilala sa mga mambabasa ang mga pananaw na hanggang ngayon ay nanatiling hindi alam kabilang ang mga aktibistang Muslim at mga repormista. Ito ay sumasaklaw sa mga aspetong pulitikal tulad ng kalayaang magpahayag, pagpaparami ng partidong pulitikal at organisasyon, panlipunang katarungan, kapayapaan at kawalang-karahasan, karapatang pantao, sangguniang sistema ng pamahalaan, at iba pa.

## 2. Mga saligan ng Islam

Sa aklat na ito ibinalangkas ng may-akda ang limang panuntunan ng saligang Islam, ito ay ang *Tawheed* ( Ang hindi nakikitang kaisahan ng Panginoon ), *Adl* ( Katarungang banal), *Nubowwah* (Pagiging Propeta), *Imamah* ( Pamamahala sa sangkatauhan), at *Me'ad* ( Pagkabuhay muli). Sa bawat halimbawa, ang may-akda ay nagmumungkahi ng maikli, at tumpak na talakayan sa mahahalagang isyu. Ang aklat ay maaaring gamitin bilang panimula o pagpapakilala sa pananampalatayang Islam.

**3. Kung ang Islam ay maitatag.**

Ang aklat na ito ay magsisilbing pamatnubay ng mga Muslim sa pamahalaang Islam. Kapag ang mga pangkat ng tumututol sa Islam ay may balak sa pamahalaang Islam, ang aklat na ito ay nakakatulong upang suriin ang iba't ibang aspekto ng plano. Sa kawalan ng plano, maaaring maipakita ang aklat na ito. Sa mga hindi Muslim, ang aklat na ito ay nagbibigay sulyap ng halimbawang-uri ng sistema na pamahalaang Islam. Ang aklat ding ito ay magsisilbing panukat sa sinumang nais suriin ang mga pagsasanay ng anumang pamahalaan na umaangking magsagawa ng pinaiiral na sistema ng pamahalaang Islam.

**4. Ang Pamilya**

Sa aklat na ito nilinaw ng may-akda ang mga suliranin na kanyang nakikita sa lipunang Islam at kanluraning lipunan sa kasalukuyan na pinagbubuhatan ng bagay na hindi pangkaraniwan sa mga hindi kasal na kabataang kalalakihan at kababaihan, dahil sa pagpapalano ng pamilya at pagpigil-lihi. Kanyang sinusuri ang mga opinyon ng pag-aasawa sa iba't ibang relihiyon at institusyong pagpapahalaga at pakikipagtalakayan tungkol sa pag-aasawa higit sa isa ayon sa pananaw ng Islam. Gayundin bilang pagtawag sa mundo ng Muslim na manumbalik sa tunay na itinuturo ng Islam, ang aklat na ito ay maaari ding gamit bilang panimula o pagpapakilala sa iba na naghahanap ng kasagutan sa suliraning panlipunan sa kasalukuyan. Sapagkat ang Islam ay nagbibigay ng mga detalyadong pagtuturo na nangangako ng tagumpay sa bawat bahagi ng buhay ng tao at sa panlipunang mga pamantayan, at dagdag pa dito, ang pagkamaparaan at ang tagumpay ng mga itinuturo ay napatunayan na sa nagdaang kasaysayan.

### 5. Ang Koran: Kailan ito tinipon?

Sa aklat na ito binibigyang-diin ng may –akda ang usaping kung kailan tinipon ang Banal na Koran, kung ano at kaninong tungkulin nakaatang ,at kung sino ang gumawa ng pagkakatipon nito na magagamit na sa kasalukuyan. Sa gawang ito ang may-akda ay nagpakita ng katiyakang katibayan sa pagsagot sa mga napakahirap na mga tanong. Sa pamamagitan ng kasaysayan, masistema at makatwirang pagsusuri, ang may-akda ay nagpatunay kung paano at kailan ang pagkaka-akda ng Banal na Koran ay nagawa. Sa dakong kalahati ng huling bahagi ng aklat ang may –akda ay bumanggit ng maraming paniniwala ng mga Propeta (*hadith*) tungkol sa kahalagahan ng pag-aaral at pagbigkas ng Banal na Koran. Ito ay kinakailangang basahin ng bawat Muslim, at kahit hindi Muslim na sumunod sa mga lathalain ng Islam.

### 6. Digmaan, Kapayapaan at kawalang-dahas : Sa pananaw ng Islam

Sa gawaing ito ang may-akda ay naglaan ng tatlong kontrobersiyal na mga isyu, na naiuugnay sa Islam. Sa pamamagitan ng kanyang malawakang kaalaman sa mga itinuturo ng Islam, ipinapakita ng may-akda ang panig ng Islam tungkol sa digmaan, kapayapaan at kawalang-dahas, na matatagpuan sa mga kaugalian at sa mga itinuro ng propeta ng Islam, na nagsisilbing mga huwaran sa sangkatauhan . Ang mga detalyadong pagpapahalaga sa mga tradisyon ng Propeta sa kanyang pakikitungo sa mga katunggali sa panahon ng digmaan o kapayapaan ay ipinakita ng aklat na ito, na nagbibigay sa mga mambabasa ng malinaw na kaalaman sa mga paraan at panuntunan alinsunod sa kinasanayang pag-uugali ng Propeta ng Islam tungkol sa bagay na kanyang pinahahalagahan.

### 7. Sistemang Pampamahalaan ng Islam

Sa pambungad ng aklat na ito binalangkas ng may-akda ang mga pangunahing panuntunan ng pamahalaan batay sa mga itinuturo ng Islam. Sinimulan ito ng may-akda sa hangarin at layunin ng pamahalaan ayon sa Islam at ang saklaw ng kapangyarihan ng saligan. Kanya rin sinabi, mula sa pananaw ng Islam, ang kahalagahan at naturang batayan ng mga suliranin bilang sangguniang sistema ng pamahalaan, panghukumang sistema, kalayaan, pagpaparami ng partidong politikal, katarungang panlipunan, karapatang pantao, panlabas na patakaran, atbp. Ibinalangkas din ng may-akda ang mga patakaran ng pamahalaan sa mga usaping tulad ng edukasyon, kapakanan, kalusugan, krimen, paglilingkod, atbp. Gayon din sa mga bagay tulad ng kita ng gobyerno at kapangyarihan.

### 8. Pananampalatayang Islam para sa lahat.

Sa aklat na ito ay tinalakay ng may-akda ang limang pangunahing batayan ng Islam. Ang mga prinsipyong ito ay ang *Tawheed* o ang kaisahan ng Panginoon, *Adl* o dakilang katarungan, Pagka-propeta, Imamah o ang pamumuno sa sangkatauhan pagkatapos ng Propeta, at muling pagkabuhay. Ang kaibahan ng aklat na ito ay ang mga mahiwagang paraan na pakikiusap ng may-akda sa usaping may kinalaman sa mga suliranin at payak na mga halimbawang ibinibigay upang ipaliwang ang usapin. Ang makapangyarihang gawaing ito ay hindi lamang mahalaga sa mga Muslim, ito rin ay nasa kapakinabangan ng mga hindi Muslim na nagsasaliksik sa Islam at doktrina nito. Ang madaling basahing aklat na ito ay maaaring mahalagang sanggunian sa pag- aaral ng relihiyon.

### 9. Ang Panginoon at ang Kanyang mga Propeta ayon sa Bibliya

Sa gawang ito ang may-akda ay gumawa ng maikling pagsusuri sa bibliya at inihahayag ang kanyang mga natuklasan. Ipinakita nila na ang ilan sa mararangal na tao sa sangkatauhan, halimbawa, ang mga Propeta, na pinili ng Makapangyarihang Diyos bilang Kanyang tagapaghatid-mensahe sa sangkatauhan, ay inakusahan sa Bibliya na gumawa ng iilang nakaririmarim at walang-maliw na kilos na karaniwan sa tao.Mga pag-uugali na sa kasalukuyan ay maaaring makapagkulong o mang-iwan ng tungkulin, o maging isang kahihiyan sa lipunan. Ang mga Propeta ay inakusahan sa Bibliya ng pandaraya, pagsisinungaling, pagtatalik ng binata at dalaga, panggagahasa, insesto, pagpatay, at iba pa. Pati ang Panginoon ay tinuligsa sa Bibliya, maling pag-uugali ang mga ipinagpalagay sa Kanya, o Siya ay inakusahan sa pagiging mensahero upang gumawa ng kabulukan at nakasusuyang mga kilos.

### 10. ... at sila ay yumakap sa Islam

Sa maikling babasahing ito ang may-akda ay nagpahayag ng kanyang mga karanasan, at ng mga pakikipagtatalo sa mga Kristiyano na dumalaw sa kanyang pamamahay sa Karbala, Iraq. Ang mga pagatalo ay ukol sa kanilang palagay sa Islam at doktrina nito pati na ang kanilang mga tanong/ pagtutol, at mga isyu na kanilang binanggit. Sa kanyang pahayag ipinakikita ng may-akda kung papaano niya inanyayahan ang mga hindi Muslim upang maging Islam sa paraang mahinahon ngunit makatwiran at may dunong na pagtatalo sa kanila. Ang aklat ay ginawang kawili-wiling basahin, lalo na kapag ang mambabasa ay nakikita ang payak na mga pangangatwiran na iminumungkahi sa mga pagtatalo.

## 11. Mga karapatan ng bilanggo ayon sa mga itinuro ng Islam

Sa kabuuan, isinaalang-alang ng Islam na ang pagkabilanggo ay kalagayang siyang huling gagamitin sa mga pangyayari, gayunman, ayon sa itinuturo ng Islam, may mangilan-ngilan lamang na mga pagkakasala ang maaaring kahahantungan ay pagkabilanggo. Sa ilalim ng hindi sistemang Islam, nararapat na ang nagkasala ay dapat pangaralan, ngunit anumang kaparusahang iniatas ng mga turo ng Islam ay iyon lamang ang maaaring isagawa kapag ang lahat ng may-kaugnayang batayang tuntunin ay natamo, kung ang mga batayan ay hindi natamo, samakatuwid ang kapakanan ay hindi maisagawa.

Sa aklat na ito tinalakay ng may-akda ang mga suliranin bilang pangunahing uri ng kalayaan, ang karapatan ng bilanggo at ang nakasasamang dulot ng pagkabilanggo sa kapakanan ng indibiduwal gayundin sa lipunan, at ang uri ng mga kasalanan na maaaring makabilanggo sa ilalim ng sistemang Islam. Ang may-akda din ay bumanggit ng iilang pangyayari upang maipakita ang pag-uugali ng namamahala sa Islam tungkol sa pagkakasala; kapag sinubukang hanapin ang kadahilanan upang ipagpaliban ang mga parusa sa anumang natatanging pangyayari. Ang may-akda ay nagsalita din tungkol sa isyu ng labis na pagpaparusa sa kabuuan, mental at pisikal at masamang pagtrato na ginagawa sa ilalim ng kunwaring pagtatanong sa pagkuha ng pagtatapat ng bilanggo o ng pinaghihinalaan.

Ang maikling gawaing ito ang nagpapakita ng mga itinuturo ng Islam alinsunod sa mga karapatan ng mga nakakulong, at ipinakita na ang mga turo ng Islam ay itinalaga, para sa tagagawa at sa MayLikha ng sangkatauhan, para sa kapakinabangan ng sangkatauhan saan man.

### 12. Husayn- Ang nagsakripisyo para sa sangkatauhan

Ito ay koleksiyon ng mga artikulo tungkol sa bukod-tanging tao na sa pamamagitan ng kanyang napakapambihirang mga pagsakripisyo, ay pinangasiwaang baguhin ang hakbang ng kasaysayan at ang daan ng sangkatauhang tinatahak. Siya ay walang iba kundi si Husayn, ang apo ng Propeta ng Islam, na si Muhammad, at ang ikalawang anak nina Fatima at Ali, kapayapaan nawa'y mapasakanila. Si Imam Husayn, kapayapaan nawa'y sumakanya ay tumayo laban sa paniniil at pang-aapi at nagbigay ng lahat na nasa kanya, kasama ang kanyang buhay at ang mga buhay ng kanyang mga anak at minamahal ng mga kapatid gayon din ng kanyang malalapit na mga kaanib, upang magising ang nakararami, mabago ang lipunan at maituwid ang baluktot na naidulot sa Islam.

Ang mga artikulo sa gawaing ito ay sumasaklaw sa iilang mga aspekto ng mga hangarin at layuning kilusan ni Imam Husayn, ang kaibahan sa pagitan ng kanyang pamaraan at sa kanyang kapatid na si Imam Hasan sa pagharap sa paniniil at kalupitan, ang mga halimbawang kanyang itinakda, at ang mga aral na kanyang natutunan sa mga pangyayari na nagbigay-daan sa Karbala labing-apat na siglong nakalipas. Maliban sa mga pakinabang ng kanyang kilusan, ang kakanyahan ni Imam Husayn- kapayapaan nawa'y sumakanya ay inilalarawan ng maraming *hadith* at sa mga itinuturo ni Propetang Muhammad. Kasama din ito sa aklat ang maraming pagtatanong at mga sagot tungkol sa paggunitang pagdiriwang na idinaraos ng mga Muslim sa buong mundo sa panahon ng *Ashura.*

# *Mga Turo ng Islam*

alameen110@yahoo.com

**Ang panginoring handog para sa kapakanan ng Islam, Muslim at ng sangkatauhan**

Layunin ng Islam ang makapaghatid ng tagumpay sa sangkatauhan. Isa sa mga nangungunang makapangyarihan sa Islam ngayon ay si Imam Muhammad Shirazi, nananawagan sa lahat ng Muslim na manatili sa mga turo ng Islam sa lahat ng larangan upang maibalik muli ang dating dakilang karilagan at ang kaligtasan ng sangkatauhan. Kabilang sa mga turo nito ay ang mga:

- KAPAYAPAAN sa bawat aspekto.
- Kawalang-dahas sa lahat ng asal.
- KALAYAAN sa pagpapahayag, paniniwala, at iba pa.
- Pagpaparami ng partidong pampulitika.
- Sangguniang sistema ng pamamahala.
- Ang muling pagtatag ng nag-iisang bansang Muslim – walang pangkalupaang hadlang, at iba pa sa pagitan nito tulad ng isinaad ni Allah:

  *" Ito, ang iyong nag-iisang pamayanan at ako ang inyong Panginoon; Sambahin ninyo Ako."*

- Ang pagkabuhay na muli ng kapatirang Islamik sa buong bansa.

*" Ang mga nananalig ay magkakapatid."*

- KALAYAAN para sa batas na ginawa ng tao at ang paghihigpit na isinaad sa Koran:

*"... at ( Propetang Muhammad ) nagpalaya ng kanilang mabigat na dalahin sa tanikalang nasa kanila.."*

Maaari kayong magpadala ng email ng inyong mga tanong sa: **alameen110@yahoo.com**